# NILALAMAN

# INTRODUKSIYON

AKALA NATIN ay nasabi nang lahat ang gustong sabihin ni Lualhati Bautista tungkol sa bisa ng Martial Law sa pamilyang Filipino sa kanyang *Dekada '70*. Pero narito ang *Desaparesidos*, at kalunos-lunos ang nilalaman ng bagong nobela tungkol sa paglasog ng mga kabuktutang militar sa pamilya ng mga rebolusyonaryong nasa kanayunan sa panahon ng diktadura. Tungkol ito kay Anna at ang pagkawala ng kanyang sanggol sa raid sa isang baryo, at ang 20-taong paghahanap ng ina sa kanyang anak na si Malaya. Kahanga-hanga ang ipinamalas dito ni Bautista na kakayahang maigting na hagipin ang kamalayan ng mambabasa at mariing tatakan ito ng malalagim at makabagbag-damdaming mga tagpo. Ito na marahil ang di-mapasusubaliang katibayan na tunay na karapatan ng awtor na angkinin ang karangalan bilang pangunahing kontemporaryong nobelista ng ating panahon.

Dalawampung taon nang nawakasan ng EDSA I ang Martial Law at si Anna, na dati'y aktibong kumilos bilang Pulang mandirigma sa kanayunan, ay naglilingkod sa isang NGO na naghahanda ng kaso laban sa mag-asawang Marcos. Siya at ang kanyang asawang si Roy, na kasama niya sa pagkilos noon, ay di makaiwas sa paggunita sa kanilang

pinagdaanan at sa mga kasamang dumanas ng karahasan bilang bahagi ng kilusang pinamunuan ng CPP. Ang mag-asawang Jinky at Karla ang tanging nalalaman nilang ugnay sa hinahanap nilang anak. Subalit si Jinky ay patay na at si Karla ay hindi nila matunton. "Suntok sa buwan" lamang ang walang puknat na paghahanap ng mag-asawa kay Malaya. Sa unang bahagi ng nobela, ang katagang "desaparesidos" ay tumutukoy sa nawawalang anak. Sa ikalawang bahagi, nagbabago ang pakahulugan sa pamagat ng nobela pagkat itinuon ni Bautista ang banghay sa paghahanap ng anak ng rebolusyonaryong magulang sa "nawawalang" ama at ina. Si Lorena ang panganay nina Roy at Anna ay pinatibay ang sarili sa kanyang paglaking malayo sa magulang. Kinimkim niya ang kanyang tampo at hinanakit at nagpakamanhid sa pagmamahal ng ama at ina kahit sa panahong magkakapisan na sila bilang pamilya. Si Malaya namang pinalaki sa paniniwala na ang tatay niya ay si Jinky, na sinasabing pinatay ng mga NPA dahil sa pagkakanulo nito sa mga kasama nang siya ay dumaranas ng tortyur, ay ayaw maniwala na taksil ang ama kaya't humanap ng kumpirmasyon na bayani ng kilusan si Jinky.

Ang estilo sa paggamit ng wika ng *Desaparesidos* ay hindi nalalayo sa estilong Taglish ng *Dekada '70* kaya't magaang basahin ng kontemporaryong mambabasa, lalo ng mga mambabasang kabilang sa gitnang uri. Kontrobersiyal na aspekto ito ng sining ng pagsusulat ni Bautista. Noong pinag-usapan ng hurado para sa Palanca Award sa nobela noong 1982–83, nagbantulot ang yumaong manunulat na si Liwayway Arceo na gawaran ang *Dekada '70* ng Unang Gantimpala, dahil ang wika ng nobela ay "kulang sa kinis" bunga ng paghahalo nito ng Ingles at Tagalog. Subalit nanaig pa rin ang desisyon naming naniniwala sa mas matimbang sa usapin ng estilo ang kabuluhan ng nilalaman ng nobela. Gayon pa rin ang masasabi tungkol sa gamit ng wika ng *Desaparesidos*. Sensitibong humawak ng Tagalog si Bautista gaya ng pinatutunayan ng mga bahaging tulad ng nasa ibaba:

> Nagpakasal sila, silang dalawang tao na ang buhay ay pinabigat ng mga kamatayan at pagkawala, dalawang anak ng kanilang panahon na magkasukob sa malagim na mga pahina ng kasaysayan.

Ang "magaspang" na wika ni Bautista ay hindi kapintasan sa isang awtor na nakasusulat ng ganyang pangungusap. May dahilan siya kapag lumilihis siya sa "pinong" pananagalog, dahilang gayumpaman ay maaaring pasubalian ng mga kritiko.

Ang tagumpay ni Bautista ay mahirap ihanap ng katapat sa mga akda ng mga kapanahon niya. Damang-dama ang antak ng kanyang karanasang pinapaksa sa mabagsik na prosang humihiwa sa gunita ng mambabasa at iniiwang gulilat ang ating mga pandama. Nakapanlulumo ang paglalarawan niya sa tortyur ng mga kasamang nahuli at pinatutuga ng militar. Sina Anna at Roy ay hindi lamang dinahas kundi lubhang sinalaula ng pagpapahirap na dinanas nila sa mga kamay ng mga sundalo. Litaw na litaw ito sa tagpo nang nagtatalik ang dalawa at ang ligaya na dapat ibunga ng pagsasanib ng kanilang katawan ay inunsiyami ng mga gunita ng kababuyang pinagdaanan nila sa kamay ng mga humuli sa kanila. Sa pagsasalaysay ni Bautista sa paggigiit ni Anna sa kanyang walang-humpay na paghahanap, sa pagharap ng mga tauhan sa mga kontradiksiyong nakalikaw sa kanilang relasyon sa isa't isa, at sa pag-arok nina Anna, Roy, Karla at Jinky sa kanya-kanyang dahilan sa pananatili at sa pagkalas sa kilusan, pinatunayan ng awtor ang kanyang malalim na pagsapol sa sikolohiya ng mga taong dumaranas ng kagipitang pisikal at espiritwal. Kung paghahambingin ang timbang ng dating ng *Desaparesidos* at ng *Dekada '70*, di-hamak na mabigat at matindi ang bagong nobela na nagpapakilala sa atin ng manunulat na pagkaraan ng 20 taon ay tunay nang "taga sa panahon."

*Bienvenido L. Lumbera*
Nobyembre 2007
*Quezon City*

# UNANG KABANATA

"THIS HERE is the body of a sixteen-year-old girl who was raped and killed by elements of a vigilante group," sinasabi ni Sister Lourdes habang naka-freeze sa screen ng slide presentation ang larawan ng isang binitay sa panahon ng martial law. Nakatali pa rin sa leeg nito ang makapal na lubid; tapyas at duguan ang dalawang suso. Di man lang binura ng kamatayan ang latay ng lagim at pagkamulagat sa mukha nito.

Tahimik ang lahat sa loob ng audio-visual room na pinagdarausan ng slide presentation. Tahimik at walang galaw sa kanya-kanyang kinauupuan. Kaya mong marinig ang tunog ng nahulog na karayom sa sobrang pagkatahimik, bagamat eksaheradong sabihin ito.

"As you can see, both her breasts were cut off, presumably eaten by elements of the vigilante group," sa Inggles nagsasalita si Sister Lourdes para sa kapakanan ng mga dayuhang mamamahayag, kinatawan ng Amnesty International, at abogadong Amer'kano na padala ng isang law office sa Amerika. "For some perverse reason, these elements are said to have taken to eating parts of the body of their victims, believing, they say, that it will somehow increase their strength and virility."

Wala pa ring nagugulat o nagre-react sa mga nanonood. Baka naman

kasi luma na sa kanila ang balita ng pagkain sa parte-parte ng katawan ng isang pinatay. Siguro kasi, narinig na rin nila ang kaso ni Johnny Escandor, na nang makuha ang bangkay ay wala nang lamang-loob at nakasaksak pa sa bibig ang sarili niyang ari. Nasulat iyon sa mga diyaryo sa iba't ibang panig ng mundo.

Biglang naisip ni Anna na baka hindi lang nagugulat ang mga dayuhan dahil matagal na nilang "alam" na "primitibo" naman ang Pilipinas, uncivilized, at kumakain talaga ng tao. Nakaramdam siya ng pagkapahiya. Biglang gusto niyang tumindig at sabihin: *"Excuse me, ladies ang gentlemen, sa mga vigilante group lang po iyon. Hindi po lahat kami, gano'n. Sila lang po ang cannibal; hindi po lahat kami. Excuse me, ladies and gentlemen!"*

"This one is Anna's husband."

Napaangat ang mukha ni Anna. Tumahip ang dibdib niya, malakas, mabilis, kabit-kabit. Dalawampung taon mula nang mangyari iyon at hindi pa rin niya maiwasan ang parang tarak ng patalim sa puso niya.

Tuluy-tuloy sa pagsasalita si Sister Lourdes. "He was killed by soldiers of the 24[th] infantry Battalion. His body was displayed at the town plaza. In spite of the very tight security, a visiting photographer somehow managed to take this picture. Anna, would you like to talk a little about Nonong?"

Nakatingin na kay Anna ang lahat. Sa kanya nakatingin si Sister Lourdes at iglap, alam ng mga bisita na siya na iyon, siya si Anna. Wala siyang kilos sa kinauupuan—parang biglang nablangko ang isip. Siya na lang ang nakakaalam na hindi nablangko ang isip niya. Gulung-gulo ang isip niya, gulung-gulo na parang biglang di malaman kung paano tatago at saan susuot.

Gusto niyang sitahin, pagalitan, si Sister Lourdes: *Kung magreport ka ng tungkol sa mga pinatay, parang nagre-report ka lang ng lagay ng panahon. Parang hindi mo feel, Sister. Parang wala naman sila talaga sa puso mo.*

May nagsalita ng "never mind." Boses-lalaki, boses-Kano. "She can talk about him later, when we hear the testimonies."

Nakahinga siya nang maluwag, gustong magpasalamat sa Kano. Dahan-dahan siyang nagbaba ng mata. At nag-umpisang mangamba sa sandali na kailangan na naman niyang buksan ang lahat sa umpisa.

Kaya na ba talaga niyang magsalita nang hindi nagsisikip-nagsisiklab ang loob? Dalawampung taon na—kaya na ba niya talagang ikuwento kung paano ibinilad ng mga sundalo sa plasa ang bangkay ng kanyang asawa, kasama ng bangkay ng tatlong iba pa? Ng tatlong iba pa na pawang napatay daw sa engkuwentro?

Mag-aanak lang iyon ng mahabang-mahabang kuwento na kakabit ng kanyang kasalukuyan . . .

NI HINDI siya nagpaalam sa mga kasama. Patakas siyang nakisiksik sa mga taong nakatanghod sa palibot ng plasa, na sa isang bahagi ay nakatindig ang munisipyo at sa kabila nito, ang simbahan. Naaala pa niya ang kampana sa simboryo na tumunog at naghudyat ng alas-dose ng tanghali. O nagkunwari lang ng paghuhudyat ng alas-dose, pero sa totoo, sa pamamagitan nito'y magpadama ng hiling sa mga tao na kahit sandali, kahit sampu-lima-isang segundo, kahit antanda lang, ay ipanalangin nila ang kaluluwa ng mga namatay. Naaalala pa niya ang isa-dalawang palihim na nagkrus sa harap ng mga bangkay.

Pero walang nangahas lumapit at silipin, kilalanin, ang mga duguang mukha. Lalong walang nangahas umiyak. Sa mga panahong iyon, pinag-aaralan muna ng lahat ang kanilang mga sinasabi at ginagawa sapagkat mahirap manguna sa kahit anong hakbang. Binabasa ng mga sundalo at ginagawan ng kahulugan ang lahat ng galaw ng mata at bukas ng bibig. Pati nga uha ng sanggol ay puwede nilang palabasin na pagmumura sa gobyerno!

Later na lang niya pinangatwiranan sa mga kasama ang kanyang ginawa, sa harap ng sesyon ng criticism and self-criticism. "Gusto kong kilalanin ang mga bangkay kahit for the record lang, mga kasama. Ako lang ang puwedeng makapunta sa plasa; ako lang ang hindi pa kilala ng mga kaaway.

"H'wag kayong mag-alala, nagpanggap ako na isang ordinaryong usyoso lang. Sumpa man: hindi ako umiyak. Hindi ako nagpakita ng hinagpis. Ang totoo, nagtakip pa nga ako ng ilong para kunwari, nasusulasok ako sa amoy ng mga bangkay!"

Isinama pa niya sa plasa ang tatlong buwan niyang sanggol para isipin ng mga sundalo na imposibleng rebelde siya dahil kung rebelde siya, bakit siya bagong panganak? Nakukuha pa bang malibugan at mag-sex ng mga rebelde, lalo na sa harap ng kabi-kabilang engkuwentro?

Isinama niya ang kanyang sanggol para rin sa buhok nito niya ipunas ang kanyang luha, sa tiyan nito itago ang hinagpis sa kanyang dibdib, ang hagulgol na nagwawala sa kanyang bibig.

"Mga rebelde ho iyan, napatay sa engkuwentro," iniisa-isa ni Tinyente Balmaceda ang mga usyoso at inuulit-ulit sa mga ito ang kanyang sinasabi. "Kilalanin n'yo lang pong mabuti para masabihan naman natin ang mga kamag-anak nila. Ikaw, Tatang, may namumukhaan ka ba? Ikaw, Inang?"

Walang sumasagot, ni nagre-react, kay Tinyente Balmaceda. Pinabayaan lang ng mga tao na magpalakad-lakad ito, magpalipat-lipat sa kanila.

Halos tumigil ang hininga niya nang tumingin sa kanya si Balmaceda. Natakot siya na baka kayang kilalanin nito pati amoy ng isang taga-kilusan.

"Ikaw, Misis, wala ka bang nakikilala riyan?"

Hinigpitan niya ang yakap sa anak. *Anak, tatay mo. Ayun siya, iyong nasa pangalawa. Namatay siya para sa bayan.*

Gustung-gusto na niyang yakapin ang bangkay ni Nonong. Gustung-gusto na niyang bugawin man lang ang mga langaw na nagpipista sa natuyo nang dugo sa mukha nito, halikan ang mga daliri nito na binunutan ng kuko.

Pero wala siyang magagawa. Kailangan niyang magpakabato, timpiin ang sarili, mag-isip ng masaya. Sa harap ng bangkay ng kanyang asawa, sinikap niyang ilipad ang isip sa masayang sandali ng kanilang kasal, sa alaala no'ng unang gabi na, sa kaiingat nila na may makamalay sa kanilang ginagawa, nabunggo ng paa nila ang mesa sa silid—na ikinahulog ng sarten at mga pinggang lata na lumikha ng nakabubulahaw na ingay!

"Hoy, kung ayaw n'yong matulog, magpatulog kayo!" sigaw ng nasa kabilang kuwarto na sinundan ng "ssshh!" at di napigil na tawanan.

Hiyang-hiya sila ni Nonong. Hiyang-hiya to the point na kinabukasan, halos hindi sila makatingin sa mata ng mga kasama.

"Ano, Tatang? Inang? Ikaw, Totoy? Pambihira kayo, puro kayo tagarito, hindi n'yo kilala ang mga iyan? Sige, ipagsabi n'yo na lang, may mga NPA rito, napatay kan'yo sa engkuwentro. Baka kan'yo kilala nila . . . para masabihan naman ang mga kamag-anak . . . mabigyan naman sila ng disenteng libing."

Mga taon pagkaraan, ikukuwento niya sa mga kakilala kung paano niya pinakatanda-tandaan ang mukha ni Tinyente Balmaceda, pati na ang nameplate na nakakabit sa itaas ng bulsa ng uniporme nito. Para sa araw ng pagtutuos, sabi niya. Mga taon pagkaraan, si Balmaceda, berdugo, may record na di mabilang na panggagahasa at pagpapahirap sa mga kasama, ay nahalal bilang gobernador ng bayan niya sa isang umano'y landslide victory!

*UMAALIS ANG mga anak upang habulin ang kanilang mga pangarap, at malao't madali, maraming magulang ang tutunton sa duguang bakas ng kanilang mga anak . . . upang sunduin ang kanilang mga bangkay at iuwi ang pinakadakilang katibayan ng kanilang pagkatao.*

Isinulat niya sa mga magulang ni Nonong ang malungkot na balita, sulat na ipinadala niya sa isang kasama:

"Inay, Itay . . . wala pong puwedeng kumuha sa bangkay ni Nonong kundi kayo. Kayo na po ang bahala. Ihalik n'yo na lang po ako sa aking asawa."

Pinangahasang hanapin ni Tatay Dencio ang bangkay ng kanyang si Nonong. Dasal niyang maiuwi kahit bangkay man lang ng anak sa naghihintay na ina nito. Tanggap na naman ni Maring ang pagkamatay ng anak. Inayos na nga nito ang bahay nila, kinabitan ng plantsadong kurtina ang isang dingding na pinili nitong lugar para paghimlayan sa kabaong. Bumili na si Maring ng mga kandila at bulaklak.

Pero masyado munang maraming tanong ang mga sundalo, partikular, nabalitaan nila later, si Balmaceda. "Taga-Maynila ka pala, Tanda; paano mo nalaman na andito ang anak mo e dulo na ito ng daigdig?"

At masyado namang malayo ang mga sagot ni Tatay Dencio. Para siyang tanga na nasa panganib na ang buhay, wala pa ring nasa isip kundi makuha

ang bangkay ng kanyang anak. Parang iyon at wala nang iba pa ang kanyang matter of life and death. "Sir, akin na po ang anak ko, Sir. Kaisa-isang anak ko po siya, Sir."

"Hindi naman namin inaangkin ang anak mo, e! Pero sagutin mo muna ang tanong ko. Sino ang kumonek sa 'yo? Malalaman mo ba na andito ang anak mo kung walang nagbalita sa 'yo? Sino sa mga kasamahan ng anak mo ang kadikit mo?"

"Parang awa n'yo na, Sir. Pangako ko sa misis ko, iuuwi ko sa kanya ang anak niya. Namamaho na siguro ang anak ko!"

"E putang ina, sagutin mo muna kasi! Pa'no mo nalaman na andito ang anak mo?"

"Kaisa-isang anak ko po si Nonong, Sir!"

"Hindi namin ibibigay sa 'yo ang anak mo nang pagano'n na lang, gago! Ano ang ranggo ng anak mo sa NPA?

"'Yong asawa ng anak mo, hindi mo kilala? 'Yong P.O. ng anak mo, hindi mo kilala?

"Putang ina ka, Tanda; ayaw mo talagang kumanta, ha? Ayaw mo talagang kumanta?"

Sabi, sa kalaliman daw ng gabi sa palibot ng kampo kung saan may maliit, madilim na silid na pinagdadalhan sa mga bagong huli, ginulantang ang lahat ng malagim na sigaw ni Tatay Dencio. Madaling-araw ng umagang iyon, isinama ng mga sundalo ang bangkay ng ama sa hukay na pinaglibingan sa bangkay ng kanyang anak.

Katagalan nang mahukay ang bangkay ni Tatay Dencio, tulad ng dating gawi, pinanindigan ng mga sundalo ang sirkumstansiya ng pagkamatay nito:

"NPA ho 'yan, mga kaibigan. Napatay ho sa engkuwentro!"

"ALL TESTIMONIES can come later," sinasabi ngayon ng abogadong Amer'kano. "Right now, what to do is to get in touch with the victims or their families. You said there are about ten thousand victims of martial law? Then we will need detailed testimonies from each and every one of them, signed and delivered under oath . . . a basis for the filing of a class suit."

# IKALAWANG KABANATA

PUMIPISIK ANG liwanag sa mga siwang ng takip ng copying machine kasabay ng tila humming na ugong nito. Sinasalo ng takdang lalagyan ang mga kopya ng form na pare-pareho lang naman ang nakasulat: name, age, address, sex. At sa ibaba nito, bago ang pinakamalaking espasyo: Describe in detail circumstances surrounding arrest/death/torture/disappearance.

Walang kurap si Anna sa pagkakatitig sa mga form na iniluluwa ng copying machine. Paano niya ide-describe ang pagkakahuli kay Nonong? Simple. Inabangan ng mga sundalo sa pupuntahan niya. Matagal nang tinitiktikan si Nonong. Pinatay ito sa isang masikip, malamok, madilim na silid na tulad ng lugar kung saan pinatay rin ang kanyang ama, saka pinalabas na napatay sa engkuwentro.

Pero ang detalye ng buhay niya, mahirap i-describe. Kailangan mong isa-isahin, umpisahan sa simula. Umpisahan ba sa mismong gabi na ibinaba ang martial law, o sa panahong mas maaga pa roon? Kung paanong sila, na matatalinong estudyante ng panahon, ay tinangay ng agos ng aktibismo. Kung paanong marami sa kanila ang unti-unting namulat sa mga prinsipyong ipinakipaglaban ng kanilang kasalukuyan, o sa mga prinsipyo pa man na ipinakipaglaban ng mga unang bayani. Mga prinsipyo na

ipinasok sa talino at nagpaapoy sa puso ng libu-libong iba pang kabataan at katandaan, na kalauna'y dinala sa mga lansangan at tumigatig sa kaayusan at naging banta sa "seguridad" ng bansa.

Pinagbabaril ng PC't Metrocom ang mga rally at demonstrasyon. Hinuli at naglahong parang bula ang marami, at walang naiwan sa kanila kundi mga pangalan: Charlie del Rosario. Liza Balando. Bodjie Jimenez. Danilo Beloa. Pati isang dose anyos na bata. Pati isang matandang babae na wala nang ngipin ni buhok.

Ay, bago pa man ibaba ang martial law, napakahaba na ng listahan! Ricardo Alcantara. Fernando Catabay. Leonildo Macaraeg. Pero kokonti pa lang iyon; libu-libo pa ang aktibistang bigla na lang nagsusulputan sa mga lansangan, bigla na lang iniluluwa ng panahon. Sinuspindi ang writ of habeas corpus. Hindi pa rin naawat.

Ibinaba ang martial law at pinakalat ang militar. Sinunud-sunod ang sonahan, sinunud-sunod ang hulihan, sinunud-sunod ang pagdukot at pagpatay.

Dalawang bagay ang kinapuntahan ng mga aktibista pagkaraang ideklara ang martial law at lalo na silang nalagay sa panganib. Sa isang panig, ang mga natakot at nanahimik at sa kabila, ang mga nahamon at nangapit sa kanilang paninindigan. Sa ikalawang panig na ito napabilang din ang mga wala nang pamimilian sapagkat nasa listahan na ng mga PC't Metrocom. Obligadong umalis. Obligadong sumama sa propaganda o armadong pakikibaka.

Pero sa gitna ng larangan, patuloy ring nasala ang mga tunay at huwad; naihiwalay ang binhi sa ipa. Bumaba at umuwi ang mga di-nakatagal, o lumabas at sumuko, humalik sa paa ng kaaway. Naiwan ang mga butil na ginto para patuloy na itanim at payabungin ang binhi ng pagkamakabayan. Umabot sa sampung libo ang bilang ng mga biktimang ikinulong, ginahasa, nawala, at pinatay.

SINAMSAM NI Anna ang makapal nang salansan ng forms na iniluwa ng copying machine. Mahigit nang isandaan ang kapal niyon, isang papel

para sa isandaang kuwento. Kaya bang pagkasyahin sa isang papel ang bawat isang kuwento? Marahil ay ni hindi kakasya sa isandaang papel ang bawat isa nito, sapagkat bawat isa ay kuwento ng paninindigan at pakikibaka sa labas at loob ng sarili, ng mga pagkakalayo't paghahanap, ng mga kamatayan at paglilibing . . . maliliit na tagumpay kung mayroon man, na inani sa punlang pangarap na itinanim sa lupang dinilig ng dugo at buhay.

"Inialay niya ang kanyang buhay para sa sambayanang Pilipino," parang naririnig pa ni Anna hanggang ngayon ang mga salita ni Roy sa luksang-parangal para kay Nonong. Isang luksang-parangal na idinaos sa kalaliman ng gabi, sa kuwarto ng isang bahay na malayo sa karamihan.

Marahil, sa eksaktong mga sandaling iyon, may iba pang luksang-parangal na idinadaos sa iba't ibang bahay ng mga kasama, hindi man para kay Nonong ay para sa iba pa. Kanya- kanyang parangal at paggunita, kanya-kanyang sabit ng bandila ng pakikibaka, na agaran ding ititiklop at itatabi.

"Ilang taon lang ba si Nonong, mga kasama? Beynte-kuwatro. Pero ang dalawampu't apat na taon niya sa mundo ay hindi kayang tumbasan ng maraming-maraming nabuhay ng pitumpu't apat o walumpu't apat na taon. Sapagkat ang buhay na inialay sa bayan ay isang buhay na walang kamatayan. Mabuhay si Nonong, mga kasama!"

May iglap na tumindig at nagtaas din ng kamay:

"Para sa tagumpay ng rebolusyon, mga kasama! Mabuhay ang pakikibaka ng sambayanang Pilipino!"

HINDI TANGA ang militar. Bigo man silang "pakantahin" si Tatay Dencio, kinamatayan man nito ang pagtatakip sa manugang at mga kasamahan nito, alam nila na hindi nito matutunton ang anak kung walang rebelde sa loob mismo ng munisipalidad. Pinaghinalaan nila ang mga tagabaryo, tinalasan ang mata at pakiramdam laban sa bawat isang lalaki, babae, bata, at matanda. Ginawang suwertihan na lang ang laban. Alaberde na lang, bahala na si Batman! Sayang na lang na sila'y sundalo kung hindi nila kayang ipagtanggol ang bayan!

Sinona ang mga baryo, pinababa at minasaker ang maraming ama, hinamlet ang iba pa, hinugot ang mga tao sa katwiran na hindi mabubuhay ang isda kung walang tubig; hindi makakapamayagpag ang mga rebelde kung walang taong-bayan na kukupkop at magpapakain sa kanila.

Tumawid ang gulo hanggang kabilang munisipalidad. Dinukot ang political officer ng isang unit at ni bangkay nito ay hindi na nakita pa. Ni-raid ang bahay ng isang kaalyado na ipinapalagay pa naman nila na pinaka-safe sa lahat ng posibleng takbuhan sa pinakagipit na kalagayan . . . paano nangyari na kung alin pa ang iniisip nilang pinaka-safe, ay siya pang unang napasok ng mga kaaway?

"Pinagdodoble-ingat tayo ng mga nasa itaas. May ajax daw sa atin."

Napatingin siya sa mukha ni Roy. Napatingin din kay Roy ang iba pa. May kabadong tanong na sumungaw sa mukha ng bawa't isa: ako ba iyon? Pinaghihinalaan n'yo ba ako, kasama?

"Kailangan din nating lumipat ng lugar. Anim na buwan na tayo rito, baka tukoy na tayo. Mainit ang kalagayan."

Napayakap nang mahigpit si Anna sa anak. Paano na sila ng baby niya?

"Paano na kami ng baby ko, Ka Roy?"

"Gusto mo ba munang lumabas?"

Natigilan siya sa tanong, nagtalo ang isip sa pagitan ng oo at hindi. Nababasa ba ni Roy sa mukha niya na paminsan-minsan, sumasagi rin sa isip niya na gusto muna niyang lumabas alang-alang sa kanyang anak?

Pero, saan naman sila pupunta ng baby niya? Uuwi ba siya sa bahay ng kanyang mga magulang? Delikado siya roon, na-raid na iyon noon. Saka hindi niya alam kung welcome pa siya sa magulang. Ang alam niya hanggang ngayon, sinisisi siya ng tatay niya na kung hindi sa "kalokohan" niya, hindi magugulo pati ang buhay ng lahat.

Kung mananatili naman siya rito, paano ang baby niya? Paano ang kaligtasan ng baby niya?

"Iniisip ko lang ang baby ko," sabi niya.

"Maiintindihan namin kung gusto mo munang lumabas."

"Baka pagsisihan ko. Baka araw-araw, gusto kong bumalik."

"Kailangan ka namin dito, Ka Leila." Leila ang pangalan niya sa kilusan. Walang taga-kilusan na gumagamit ng tunay na pangalan.

Pinili niyang manatili. Pero hindi siya makakapanatili nang kasama ang sanggol niya na mag-aapat na buwan pa lang. Kailangang tiyakin, una sa lahat, ang kaligtasan ng sanggol.

Si Jinky ang nag-offer na dalhin muna ang bata sa asawa nitong si Karla. "Kaya niya iyan, mahilig sa bata si Karla. Kaya lang . . ." tumingin si Jinky kay Roy sa piping paghingi ng permiso nito. Kupkop ng mga magulang ni Roy si Karla.

Sa kilusan, lahat ng kasama'y itinuturing na anak ng nakauunawang magulang, tulad ng pinatutunayan ng mga magulang ni Roy, na palagiang bukas ang bahay sa bawat kasama ng kanilang anak. Sapagkat nauunawaan nila na sa kilusan, paminsan-minsa'y hinihingi ng kalagayan ang paghihiwalay ng mga mag-asawa.

"Okay lang 'yon sa akin," mabilis na sagot ni Roy. "Sigurado ako, okay lang din iyon sa mga magulang ko. Ikaw, Ka Leila . . . kelan tayo pupunta?"

"Iyakap n'yo na lang ako nang mahigpit sa asawa ko," bilin sa kanila ni Jinky.

TUWANG-TUWA ANG ina ni Roy sa biglaang pagdating ng anak. Halos di na naisuot nang maayos ang tsinelas sa kandarapang pagbaba ng hagdan.

"Manuel! Hu, Manuel, andito ang anak mo! Rissa, Nene . . . andito ang kuya n'yo!"

Ang tindi ng epekto kay Anna ng nanay ni Roy, parang biglang gusto niya itong yakapin. Pag umuwi kaya siya sa nanay niya, pagkaraan ng lahat ng panahong ito na nag-asawa siya, nabuntis, nanganak, at namatayan ng asawa nang ni ha ni ho, wala siyang sinabi, anong damdamin kaya ang makikita niya sa mukha nito? Tuwa, gulat, galit . . . ano kaya?

May kasunod nang babae ang nanay ni Roy . . . isang babaing buntis! Nahulaan niya agad na iyon si Karla dahil mukhang tuwang-tuwa rin ito; tuwa na iglap na nahalinhan ng pagkabigo nang magsalita si Roy, sa tonong may paghingi ng paumanhin: "Wala si Jinky, e. Pasensiya na, maraming gawain."

"Sino ba ire?" nakatawang dinudutdot na ng ina ni Roy ang kamay ng kanyang sanggol, saka idinantay sa noo nito ang likod ng kamay sa diwa ng pagbebendisyon. "Naku po, kaninong asawa ka naman ba, Ineng? Pasok kayo, pasok!"

Simple lang ang bahay ng mga magulang ni Roy: isang karaniwang bahay-probinsiya na yari sa kahoy at kawayan. Abot-tanaw ang bukid na nememerde sa palay ng mga panahong iyon. Malamig ang dampi ng hanging labas-masok sa maluluwang na bintana. Nag-alala si Anna na baka minsa'y bumababa ang temperatura rito sa lamig na di-kayang harangin ng mga kumot at pranela. Baka ginawin ang anak niya. Yayakapin kaya ng dalawang babaing ito ang anak niya para di masyadong ginawin?

"Hindi nila sinabi sa akin na buntis ka," matapat na sabi niya kay Karla nang magkasarilinan sila. "Paano ko iiwan sa 'yo ang anak ko, buntis ka pala?"

"Kaya ko iyan," nakatawang pangako ni Karla. "Hindi naman ako hirap magbuntis."

Kinuha ni Karla ang anak niya. Pinagkasuri-suri muna ng bilog na bilog na mga mata ng anak niya si Karla, bago sumama rin.

"Tingnan mo, sumama agad sa akin," pinagmasdan ni Karla ang bata. "Kamukha siya ni Nonong."

Parang kinurot ang puso ni Anna sa pagkabanggit sa pangalan ni Nonong.

"Dinaramdam ko ang nangyari kay Nonong."

Tumingin siya sa malayo at nag-isip ng masaya. Ang sarap sigurong manirahan dito, tiyak na aantukin ka sa tanghali. Naku, aratiles, o . . . ang pula-pula na ng mga bunga! Siguro sa gabi, naglipana rito ang alitaptap. Ang hilig-hilig ko pa namang panoorin ang mga alitaptap. Ikaw, Karla, mahilig ka rin ba sa mga alitaptap na tulad ko?

"Darating din ang araw ng paghihiganti, Ka Leila," sinabi iyon ni Karla sa paraan ng mataimtim na pangako.

Sinikap niyang ngumiti. Tinatanggap ang mga kamatayan sa loob ng kilusan. Hindi iniiyakan nang matagal, hindi pinag-uusapan nang madalas.

"Salamat," sabi niya.

Iniangat ni Karla ang bata, saglit na muling pinagmasdan at niyakap. Nakangiti na ito nang tumingin sa kanya. "Ano ang pangalan ng anak mo?"

"Malaya."

Nagulat, tumawa nang mahina si Karla. "Magkatukayo pa pala sila ng magiging baby ko," hinalikan nito si Malaya. "Di bale, puwede naman kayong magsukob sa pangalan . . . magsukob sa iisang bandila ng pakikibaka."

Ewan niya kung bakit at paano pero biglang-bigla, dinapuan siya ng isang uri ng kaba na nagpaalsa sa mga kilabot ng kanyang balat. Na baka hindi na sila muling magkita pa ng kanyang si Malaya!

PINASOK NG isang unit ng NPA ang armory ng militar. Nakasamsam sila ng mga armas at nakapatay ng dalawang guwardiya. Galit na galit ang militar na buong tapang at talino na nagawa nila ang gano'n. Putang ina, mas magaling ba talaga kayo sa amin? Hindi iyon magagawa ng mga putang ina nang walang contact sa loob! Imbestigahan ang lahat! Si Lopez, imbestigahan. Matagal na akong may masamang hinala sa buwakananginang tinyente! Si Reyes, nawawala! Sumama na yata ang buwakanangina sa NPA!

Siyempre namang hindi papayag ang militar na ipagpapasadiyos na lang ang lahat. Siyempreng hindi puwede na hindi sila gaganti. Nagkasonahan na naman ng mga baryo. Pinababa at minasaker na naman ang maraming ama. Hinamlet ang iba pa, hinugot ang mga tao sa katwiran na hindi mabubuhay ang isda kung walang tubig; hindi makakamayagpag ang mga rebelde kung walang taong-bayan na kukupkop at magpapakain sa kanila.

Pinasok ng mga sundalo ang baryo na tatlong baryo ang layo sa bahay ng mga magulang ni Roy. Nagdatingan sila sa kalaliman ng gabi sakay ng kanilang mga trak at dala ang kanilang naghahabaang armas. Nagdatingan sila nang hindi lang galing sa iisang daanan kundi sa lahat ng daanan, nagdatingan nang pakubkob sa baryo sa paraang di-magpapahintulot kanino

man na makatakas. Nagdatingan sila nang di lang armado ng matitinding armas kundi pati ng megaphone para maging mas mabisa ang lakas at kapangyarihan ng kanilang mga tinig.

"Mawalang-galang na po, magsibaba lang po lahat ng mga residente! Pakidala lang po ang inyong mga sedula o anumang pagkakakilanlan sa inyo! Inuulit po namin, pakibaba lang po ng bahay lahat ng mga residente! Binibigyan namin kayo ng limang minuto para magsibaba!"

Inakyat nila ang mga bahay, kinaladkad ang mga lalaki, inusisa, binatuta, dinibdiban, tinadyakan. Hinalughog ang mga bahay, dinakip ang mga lalaki, hinubaran ang mga babae, nag-iyakan ang mga ina't sanggol.

"Bumaba lang po lahat! Wala pong maiiwan sa loob ng bahay kahit bata! Nananawagan kami sa inyo para maging maayos ang ating pag-uusap! Inuulit ko po: magsibaba lahat ng residente! Walang maiiwan sa loob kahit sanggol!"

Tatlong baryo lang ang layo niyon sa bahay ni Mang Manuel. At alam ni Mang Manuel na isang gabi na lang, o baka ilang oras na lang, at ang baryo naman nila ang susuyurin. Sa baryo, kilala ng bawat isa ang bawat isa, at sa harap ng bunganga ng armalite, ano ang garantiya nila na walang magtuturo kay Karla bilang hindi tagarito?

Ano ang garantiya nila na walang kakanta na dalawang taon nang hindi dito nakatira ang anak niyang si Roy pero paminsan-minsan, umuuwi ito sa kanila na may kasamang isa-dalawang "pinsan" na ititira rito ng isa-dalawang araw bago susunduin ng iba? Na sa ngayon, isang buntis at isang sanggol ang alaga nilang mag-asawa na imposibleng maging mag-ina sapagkat limang buwang gulang lang ang sanggol ay pitong buwan na ang kabuntisan ng babae?

Kailangang ialis dito si Karla sa lalong madaling panahon. Kailangang ialis dito ang sanggol. Kukunin nila ang sanggol at gagawing pain para palutangin ang mga magulang nito. Alam niya. Nangyari na iyon noon.

"Kailangan ko kayong ialis dito," sabi ni Mang Manuel kay Karla. "Naiintindihan mo ba, anak? Kapag may nakapagsabi sa mga sundalo na hindi ka tagarito, iimbestigahan nila tayo. Mapapahamak tayo."

Nginig sa takot si Karla. Saan siya dadalhin ni Tatay Manuel? Saan siya hahanapin ni Jinky?

"Tatang, hahanapin po ako ni Jinky!"

"Mahahanap ka ni Jinky. Maraming paraan. Huwag kang mag-alala, anak. Hindi ka pababayaan ng buong baryo."

Inempake ng mag-asawang Manuel at Anchay ang mga gamit ni Karla, pati na ng sanggol ni Anna. Tiniyak na may mga pangginaw ang bata, sapat na gatas, mga pamalit na lampin. Halos hindi makabitaw si Aling Anchay sa pagkakayakap kay Karla na itinuring na rin niyang anak.

"Wala tayong magagawa, anak. Naiintindihan mo, na hindi dahil pinababayaan ka na namin? Pero kailangan ka talagang maialis dito . . . para sa kaligtasan nating lahat!"

"Palagpasin lang natin ang mga sundalo," pangako ni Mang Manuel. "Pag wala na sila at malinis na ang lugar, susunduin ko kayo ng bata. Hindi ko man kayo masundo, hahanap ako ng konek sa anak ko para maipaalam agad ang kinaroroonan n'yo. Para masundo kayo ng mga kasama."

Maaalala lagi ni Karla ang gabing iyon bilang isang tahimik na gabi kung saan pati mga dahon ay walang galaw, pati hangin ay walang kibo. Isang uri ng katahimikang nakakumot sa mundo bago ang hagupit ng bagyo.

IPINRUSISYON ANG block rosary. Ikinanlong si Karla sa dagat ng mga tao't kandila at kantahan ng Ave Maria. Nang idaan ang birhen sa tapat ng dalawang sundalong nagpapahinga sa gilid ng daan, nagtanggal pa sila ng helmet at buong pagkamakadiyos na nag-antanda. Banal ngunit may banta ang gabi.

Sa tinumbok na daan ng prusisyon, umaandar ang isang karitong hila ng kalabaw. Huminto ang mga tao sa tapat ng isang bahay. Hinarana ng "Mother Dear Oh Pray For me" ang mga nakatira.

At habang ikinukubli siya ng maraming katawan at walang patumanggang awit, mabilis siyang isinampa ni Mang Manuel sa kariton sabay abot sa kanya kay Malaya sabay tabon sa kanila ng mga dayami. Pumalag-umingit si Malaya at inalug-alog niya ito sa ilalim ng mga dayami.

"Pagpalain ka ng Diyos, anak," iyon ang huling salita sa kanya ni Mang Manuel. "Si Kardo na ang bahala sa 'yo. Alam na niya kung saan ka dadalhin."

Hinawakan niya nang maghigpit at idiniit sa noo niya ang kamay ni Mang Manuel. Pinagsama-sama na niya sa halik sa kamay ni Mang Manuel ang kanyang pasasalamat, bilin na pagpalain din ito ng Diyos, at pangako na hindi niya ito malilimutan.

Lumakad na ang kalabaw at nahila ang kariton hanggang sa humina na at tuluyang mawala sa pandinig niya ang awitan. Nang maglakas-loob siyang sumilip sa pagitan ng mga dayami, binati ang mata niya ng dilim ng palanas. Liban sa tok-tok ng mga paa ng kalabaw at langitngit ng kariton, tahimik na tahimik ang paligid. Walang galaw ang mga dahon at walang kibo pati hangin. Isang uri ng mapanganib na katahimikang nakakumot sa mundo bago ang hagupit ng bagyo.

Ewan ni Karla kung bakit at paano pero biglang-bigla, dinapuan siya ng isang uri ng kaba na nagpaalsa sa mga kilabot ng kanyang balat. Na baka hindi na sila muling magkita pa ni Mang Manuel.

# IKATLONG KABANATA

"RONILDO IBANAG ang totoong pangalan ko. Ang talagang tawag sa akin ng mga magulang ko, Nildo. Pero naging Roy dahil iyon ang pangalan ko sa kilusan. Kung ano ang pangalan mo sa kilusan, sasabihin mo sa magulang mo para iyon na rin ang itatawag nila sa iyo . . . at least sa harap ng mga kasama."

Nagsimula na ang mga unang hakbang tungo sa pagpa-file ng class suit laban sa dating pangulong Ferdinand Marcos. Nililikom na ang ilang mga kuwento't kasaysayan na magpapatunay sa karahasan ng martial law, at magiging batayan ng kasong isusumite ng mga abogado sa korte ng Amerika.

Kabilang si Roy sa mga unang magbibigay ng pahayag. Nakaupo silang lahat nang pabilog, harap-harap, at bawa't isa'y buong taimtim na nakikinig. Si Roy at si Anna, si Sister Lourdes, si Attorney Lagrason, ang sekretarya at dalawang dating political detainee na nakaiskedyul ding magbigay ng testimoniya, sina Rico at Martin. Taimtim silang nakikinig kay Roy na ang ikinukuwento'y kung ilan silang magkakapatid at kung bakit walong taon bago siya nasundan. Kuwentong ganap na walang kinalaman sa dapat pag-usapan.

"Nagluko raw kasi ang tatang ko no'ng maliit ako, may kinalokohang hostess. E di nagalit ang inang ko, hiniwalayan siya! Nang hiwalayan naman siya ng inang ko, hiniwalayan din naman niya yung hostess! E . . . siguro, lavs talaga ng tatang ko ang inang ko, kaya niligawan niya uling mabuti. E . . . matigas ang kalooban ng inang ko, pinahirapan siyang mabuti bago bandang huli, naawa rin siguro, tinanggap din. Ayun, nagkabalikan sila! Pero seven years old na ako kaya ayun . . . walong taon bago ako nasundan!"

Nagtataka ang mga nakapaligid sa ikinukuwento ni Roy. Ano ba 'tong si Roy, nagagago na 'ata. Matino ba 'tong kausap natin, Sister?

Mangani-ngani nang awatin ni Attorney Lagrason si Roy, pero tiningnan siya nang may pagsaway ni Sister Lourdes. Sa mata ni Sister Lourdes, nababasa ng lahat ang paghimok na bayaan nila si Roy, bayaan muna nilang magpatawing-tawing, bayaan muna nilang iprepara nito ang sarili. Ang nangyari sa mga magulang niya at lahat ng kapatid, hanggang ngayon, ay di pa rin maikuwento ni Roy nang di muna dadaan sa maraming pasikut-sikot. Parang halimaw na hanggang ngayon, sa kabila ng maraming taon, ay kinatatakutan pa ring alalahanin.

"Tatlong kapatid pa ang sumunod sa akin . . .

"Si Rissa at si Joshua, dalawang taon lang ang pagitan . . .

"Pero si Joshua at si Nene, walong taon uli ang pagitan nila. Pero hindi naman po dahil nagkahiwalay uli ang mga magulang ko. Siguro, nag-family planning lang!"

Tanging siya lang din, si Roy, ang natawa sa kuwento niya. Nananatiling tahimik lang ang lahat.

May nag-uumpisa nang mainip at mag-alumpihit sa upuan. So okay, nahihirapan si Roy na buhayin sa salita ang kamatayan ng kanyang buong pamilya, pero inaatraso nito ang paglalahad naman nila ng sarili nilang mga kuwento at hindi iyon nakakabuti sa kanilang pakiramdam. Nakikita nila kay Roy ang sarili nilang mga gunita, na pare-pareho lang naman nilang ayaw nang alalahanin. Si Martin, kinaladkad siya nang padapa at kinaladkad nang hubo't hubad. Si Rico, pinlantsa ang dalawang talampakan niya dahil ayaw niyang lumuhod, at ilang linggo rin na wala siyang pamilian kundi

lumakad nang paluhod. Siyempre, gustung-gusto na rin nilang magsalita, tapusin ang dapat sabihin, get it over and done with.

"Menopause baby na nga si Nene kung tutuusin!"

"Roy, sabihin mo na kung ano ang nangyari sa pamilya mo."

"Anim na taon lang si Nene, mga kasama! Ni hindi pa nga malay magumpisa ng pag-aaral at matutong sumulat ng kanyang pangalan!"

"'Yong kaso, Roy."

"Roy, let's get it over and done with."

Napatitig si Roy sa mukha ni Attorney Lagrason na parang biglang nablangko ang isip niya. Kinuha at pinisil nang mahigpit ni Anna ang kamay ni Roy. Napasabi ng "aaah" si Roy na para bang, "A, oo nga pala, iyon nga palang kuwento. Pasensiya na, mga kasama, nalibang ako. 'Yon nga palang kuwento . . ."

AYON SA kuwento, pinasok ng mga sundalo ang bahay ng mga magulang ni Roy sa kalaliman ng gabi, ilang araw pagkaraang sudsurin nila ang baryo na tatlong baryo lang ang layo. Pinasok nila ang kasunod na baryo pero hindi ginalaw ang kasunod pa. Marahil, sa harap ng bunganga ng armalite, ay may nakapag-tip na sa kanila na sa kasunod na baryo, may isang pamilya na may anak na ang pangalan ay Ronildo Ibanag, na dalawang taon nang hindi rito nakatira pero paminsan-minsan, umuuwi na may kasamang isa-dalawang "pinsan," na ititira rito nang isa-dalawang araw bago susunduin ng iba. Na sa ngayon, isang buntis at isang sanggol ang alaga nilang mag-asawa na imposibleng maging mag-ina sapagkat nasa limang buwan lang ang sanggol ay nasa pitong buwan na ang kabuntisan ng babae.

Dumating ang mga sundalo at nagtakbuhan ang mga batang naglalaro sa labas pauwi ng kani-kanilang bahay. Nagsipagsara ng mga pinto't bintana ang mga ama at kinalong ng mga babae ang kanilang mga anak at nagsiluhod sa harap ng altar hawak ang kani-kanilang rosaryo, "Aba ginoong Maria, napupuno ka ng grasya . . ." papalapit na ang ugong ng mga sasakyan. Nagtatahulan na ang mga aso. "Ang panginoong Diyos ay

sumasaiyo . . ." Bang! Bang! Igik ng aso na kinabukasan ay matatagpuan nilang nakahundasay sa sariling dugo at halos maputol ang ulo sa lakas ng baril.

"Mawalang galang po, magsibaba lang po ang lahat ng mga residente! Pakidala lang po ang inyong mga sedula o anumang pagkakakilanlan sa inyo! Inuulit po namin, pakibaba lamang po ng bahay lahat ng mga residente! Binibigyan namin kayo ng limang minuto para magsibaba!"

Inakyat nila ang mga bahay. Kinaladkad ang mga lalaki, tinanong, binatuta, tinadyakan. Hinalughog ang mga bahay. Nag-iyakan ang mga ina't sanggol.

"Hinahanap po namin si Ronildo Ibanag! NPA po iyon; mataas ang katungkulan sa NPA! Magsalita na po kayo para hindi tayo magtagal! Kayo rin ang mahihirapan pag di pa kayo nagsalita!"

Mahihirapan silang lahat, silang mga tagabaryo na minahal at nagmahal na parang mga kapatid at kailanman ay di naging masamang kapitbahay o kaibigan. Nakatingin silang lahat ngayon sa kanya, kay Mang Manuel, na parang siya mismo ang tinatanong kung ano ang kanilang gagawin. Wala, nalaman ni Roy later, wala sa kanilang nagsabi ng totoo liban kay Mang Manuel mismo. "Anak ko ang hinahanap n'yo."

Pinabalik na sa kanya-kanyang bahay ang lahat. Wala pa nga raw iglap na kumilos, hindi nila maiwan-iwan si Mang Manuel. Ang ginawa ng isang sundalo, nagpaputok sa itaas. At nagkatakbuhan ang mga tao papasok sa kani-kanilang bahay. Nagsipagsara ng mga pinto't bintana ang mga ama at kinalong ng mga ina ang kanilang mga anak at nagsiluhod sa harap ng altar hawak ang kani-kanilang rosaryo. "Aba ginoong Maria, napupuno ka ng grasya . . ."

Gumuhit sa lalim ng gabi ang malakas na igik ni Mang Manuel at malagim na sigaw ni Aling Anchay at palahaw nina Rissa, Joshua, at Nene. "Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo . . ." Umalingawngaw ang kalabugan at iyakan sa bahay ni Mang Manuel at dinig iyon ng mga kapitbahay pero wala sa kanilang makapangahas dumalo sa mag-anak, ni sumilip sa bintana at tanawin ang iba pang sundalo na nakabantay sa labas ng bahay at nakaumang ang mga armalite. Sabi, gumalaw lang

daw ang panakot-uwak sa ihip ng hangin ay binaril ito ng isang sundalo. Marahil ay sa nerbiyos na rin na baka pati panakot-uwak ay magkabuhay at gumanti sa kalaliman ng gabi.

Wala naman silang makukuha kay Mang Manuel. Panginoong Diyos, ni hindi alam ni Mang Manuel kung nasaan na ang kanyang anak. Bukod kang pinagpala, Panginoon ko . . . maawa po kayo! Parang awa n'yo na, maawa po kayo!

Dinig na dinig nila ang sigaw at pagmamakaawa ni Aling Anchay. "Maawa po kayo! Tulungan n'yo po kami, parang awa n'yo na po!"

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya . . . Wala sa kanilang makapangahas dumalo.

Sa huli, nagsawa rin ang mga sundalo at nagbabaan mula sa bahay ni Mang Manuel. Pero ni hindi nakuhang magpasalamat ng mga kapitbahay sa Diyos. Nirapido ng armalite ang palibot ng bahay, tagos sa lahat ng dingding.

Hiniwa ang gabi ng malakas na sigaw ni Aling Anchay. "*Neneeeeee!*" Iyon na ang huli nilang narinig.

Hindi pa nagkasya sa ginawa, nagsindi ng sulo ang isang sundalo at ipinukol sa bahay, pasok na pasok sa mga bintana. At alam ng lahat na patay na ang mag-anak dahil ni isa ay wala nang nakatakbo sa pinto.

"*PUTANG INA NILAAAAA!*"

Nagwala nang husto si Roy nang mabalitaan ang pagmasaker at pagsunog sa buong pamilya niya. Yakap-yakap ito, sinisikap payapain ni Ferdie, at nang hindi makaya ni Ferdie, pati ni Jinky. Nag-aalpas, nanununtok, naninipa si Roy, at kinatakutan ni Anna na hindi kayanin ng isip nito ang pagkagimbal at sa harap nila ay biglang mabiyak ang ulo nito at pumulandit ang utak at dugo.

At sinasabi ng sariling utak niya na putang ina rin, putang ina rin, nasa kanila ang anak ko. Kasama, teka sandali. Roy, Jinky, Ferdie, nasa kanila ang anak ko. Maawa rin kayo sa akin, nasa kanila ang anak ko!

Kinatagalan pa bago naisip ni Anna na nasa kanila rin si Karla. Nasa kanila rin pati ang anak na ipinagbubuntis ni Karla. Pero kung gaano man

ang sariling pagkagimbal ni Jinky ng mga sandaling iyon, hindi muna nito ikinibo, dahil ang mahalaga'y mapigil sa pagwawala ang isang kasama.

"Sandali lang, Ka Roy! H'wag kang ganyan, Ka Roy!"

"Buong pamilya ko 'yon, putang ina nila!

*"Putang ina nilaaaaa!"*

Hindi nakaya ni Jinky si Roy at sabay silang bumagsak nang patihaya. At nagsisisigaw pa rin si Roy ng "Aaaaaah! Aaaaaahh!"

"Gaganti tayo, Kasama," buhul-buhol ang salita ni Jinky. Naghahalo sa mukha ni Jinky ang luha at sipon. "Putang ina, gaganti tayo!"

Naghahalo rin ang luha at sipon sa mukha ng disisais anyos na si Joselito, o Ka Lito sa kanila, na nginig na nakasiksik sa isang sulok. Siguro higit kaninupaman, si Ka Lito ang mas nakakadama ng damdamin ni Roy. Pinatay rin ng mga sundalo ang tatay ni Ka Lito. "Kitang-kita ko dahil nasa itaas lang ako ng puno. Gustung-gusto kong daluhan ang tatang ko pero wala akong lakas ng loob. Takot na takot ako."

Minsang hatinggabi, nagisnan ni Roy si Lito na nakatalungko sa dilim at umiiyak. Nang lapitan niya at tanungin kung bakit, tinanong sa kanya ng bata: "Kasama, sa palagay n'yo ba, may kasalanan ako sa tatang ko? Kasi, Kasama . . . hindi ko man lang siya nadaluhan."

Tulad ni Lito noon, ngayon ay nginig na nginig din ang buong katawan ni Roy na hindi man lang niya nadaluhan ang pamilya niya. Hindi man lang niya nailigtas kahit man lang si Nene.

"Hindi nila pinatawad kahit man lang si Nene. Aanim na taon si Nene, mga kasama. Sana naman, pinatawad nila . . . kahit man lang si Nene!"

ILANG ARAW lang pagkaraan, hindi na nila pinag-uusapan ang nangyari sa pamilya ni Roy. Sa kilusan, kailangan mong matutunang tanggapin ang masasamang pangyayari sa loob ng pinakamaikling panahon. Bahagi iyon ng pakikibaka, sabi nga nila. O kung di mo man matanggap agad-agad, pagkaraan ng unang bugso ng galit at hinagpis, pag-aralan mong sarilinin ang mga pakiramdam. Maraming dapat gawin, maraming dapat harapin, at ang paulit-ulit na pag-ungkat tungkol sa masasamang nangyari

ay nagbabadya ng kahinaan at pagkamakasarili. Walang puwang ang sarili sa idealismo ng kanilang panahon.

Minsan tuloy, gustong itanong ni Roy: Matapat tayo sa kilusan, pero matapat ba tayo sa ating sarili?

Minsan talaga, gusto pa rin niya 'yong ungkatin, paulit-ulit na maglabas ng galit at hinagpis. Pero baka sagutin siya ng tulad ng isinagot niya kay Lito no'ng gabing abutan niya ito na nakatalungko at umiiyak: "Kasama, bahagi iyon ng pakikibaka." Isang retorikal na sagot na nakakatawa kung iisipin. Dahil sa totoo, hindi pa "nakikibaka" si Lito no'ng gabing patayin ang ama nito. Napasok lang ito sa kilusan pagkaraan ng gabing iyon dahil kailangang magtago at walang mapuntahan. Inampon ito ng isang grupo ng mga kasama.

Pero tulad ng nasabi na, higit kaninupaman, marahil ay si Lito ang ganap na nakakaintindi sa damdamin ni Roy. Sa pagkakatalungko niya sa isang sulok sa hatinggabi lalapitan siya ni Lito at sasabihin sa kanya: "Kasama, gusto mong itimpla kita ng kape?"

O kaya, lalapit ito nang may dalang sweater at sasabihin sa kanya: "Kasama, dinalhan kita ng pangginaw."

Uupo sa tabi niya si Lito at ewan kung dahil bata pa ito at kulang pa sa salita, o natatakot lang na pag ito pa ang naunang mag-ungkat ng pangyayari ay ito pa ang sabihan niya ng "Kasama, bahagi iyon ng pakikibaka," o talagang iginagalang lang nito ang kanyang pananahimik, uupo ito nang tahimik sa kanyang tabi at lilipas ang mga sandali nang wala silang kibuan.

Pero minsan, sa pagkakaupo sa tabi niya, narinig niyang sumisinghot si Lito. Tinanong niya, "Bakit?" at hindi na nga napigil ni Lito na lumakas ang pag-iyak. Inakbayan niya si Lito at tinapik sa balikat at sabi niya: "Kasama, bahagi iyon ng pakikibaka."

Gayunman, paminsan-minsan pa rin sa loob ng mahabang panahong dumating, sinasabi-sabi pa rin niya: "Sana naman, pinatawad nila kahit man lang si Nene."

At paminsan-minsan sa loob ng lahat ng panahon, isa sa mga kasama ang sumasagot pa rin sa kanya ng, "Kasama, bahagi iyon ng pakikibaka." Na

minsa'y may karugtong na pangako: "Gaganti tayo, Kasama."

Hanggang sa hindi na sila kumbinsido sa sarili nilang mga salita. Hanggang sa kinalimutan na nila ang diwa ng pagganti. Kinalimutan na nila ang diwa ng pisikal na paghahanap sa nawalang mga magulang, anak, kapatid. Patuloy na hinahanap na lang nila ang mga iyon sa loob ng kanilang mga duguang puso. Hinahanap sa pagod na isip nila . . . kahit na lang ang libingan ng kanilang mga mahal.

# IKAAPAT NA KABANATA

"GUSTO KONG bumaba, mga kasama," wala ni patak ng luha nang sa wakas ay magawang sabihin ni Anna sa mga kasama. "Gusto kong hanapin ang anak ko."

Magkataliwas ang mga balitang nakakarating sa kanila. Sa isang banda, sinasabi na bago nangyari ang pagpatay at pagsunog sa buong pamilya ni Roy ay naialis ni Mang Manuel sina Karla at Malaya. Kung saan dinala, kung kanino ibinigay, iyon ang hindi nila alam. Basta ang alam nila, ipinrusisyon ng mga tao ang block rosary kahit hindi pa iyon dapat ibaba mula sa pinanggalingang bahay. Nakiprusisyon ang buong baryo para marami. Mas marami, mas makapal na tao ang magkakanlong sa buntis at sa sanggol na inihingi sa kanila ng tulong ni Mang Manuel.

Nakaabang na sa tapat ng pagdadalhang bahay ang isang kariton na hila ng kalabaw. Kung sino ang lalaking nakasambalilo na gumigiya sa kalabaw, hindi kilala ng mga tao. Ipinagpalagay na lang nila na kamag-anak iyon ni Mang Manuel kundi man kasamahan ng anak nito.

Isinampa ni Mang Manuel sa kariton sina Karla at Malaya. Iyon ang huling pagkakataon na nakita nila ang dalawa.

Pero sa isang banda, may balita rin na nang pababain lahat ng tao, naiwan sa bahay ni Mang Manuel sina Karla at Malaya. Itinago raw ang bata sa baul pero may butas naman sa likod ng baul kaya hindi dapat alalahanin na hindi ito makakahinga. Kung nakatago sa baul ang bata, paano iyon makakaligtas sa panununog ng mga sundalo kundi man sa rapido ng mga baril?

At sa isang banda pa, sinasabi na nakaligtas man sina Karla at Malaya sa bahay ni Mang Manuel, nakaligtas naman kaya ang mga ito sa pinagdalhan? Walang baryong pinatawad ang mga militar. Kinubkob lahat, daan-daan ang pinatay. Hindi man iyon nabalita sa mga diyaryo dito dahil hawak ni Marcos ang media, nabalita iyon sa mga diyaryo sa ibang bansa. Iniimbestigahan na nga iyon ng UN Commission on Human Rights.

Anu't anuman, inaasahan na ng mga kasama na malao't madali, ilalatag sa kanila ni Anna ang mga salitang ito. Wala isa mang nag-angat ng mukha mula sa pagkakatitig sa siga sa harapan nila, sa paanan ng bundok na tinakbuhan nila pagkaraang manganib na suyurin na rin ang lugar ng kanilang safe house. Maghahatinggabi na at nasa harap pa sila ng siga. Hindi sila makatulog sa ginaw.

"Gusto kong paniwalaan ang balita na nakaligtas ang anak ko."

Tumingin si Jinky kay Anna. Hindi sila nag-uusap sa loob ng nakaraang ilang araw para siguro kunwari, tanggap na nila ang nangyari. Saglit pang nag-alala si Anna na baka si Jinky pa ang unang sumalansang sa kagustuhan niyang bumaba. Pero iba ang naging sagot ni Jinky:

"Gano'n ang balitang nakarating sa ibang yunit."

Nakahinga siya nang maluwag. Kitang-kita niya, kitang-kitang ng lahat kay Jinky, na tulad niya'y nangangapit din ito sa isang malabong pag-asa.

"Wala na raw ang asawa ko, dala ang anak ni Ka Leila, nang mangyari ang masaker. Naipuslit sila ng tatay ni Ka Roy bago nangyari ang masaker!"

Wala pa ring sumagot sa mga kaharap. Sana nga, kasama; parang gusto nilang sabihin. Pero hindi pa natin kumpirmado ang balita. Ang tanging kumpirmado natin, pinatay ang buong pamilya ni Ka Roy.

Gayunman, sa kabila ng idealismo ng kanilang panahon, nauunawaan nila sina Anna at Jinky at nangangamba man sila sa seguridad ng dalawa, hindi nila pipigilan ang mga ito sa paghahanap ng katiyakan.

"Gusto ko ring hanapin ang asawa ko," malumanay at malungkot, at may paghingi ng paumanhin, kasabay na mayroon ding determinasyon sa tinig ni Jinky.

Wala pa ring sumasagot.

Nilisa ng mga mata ni Anna ang mukha ng bawat kaharap. "Bababa ako, mga kasama. Hahanapin ko ang anak ko." Itinutok niya ang tingin sa masilab at malangitngit na siga. Tiyak ang malumanay na tinig niya: "Putang ina nila . . . hahanapin ko ang anak ko."

Dinisisyunan ang pagbaba nina Anna at Jinky. Inihanap sila ng ugnay. Kung sinong kasama ang sasalo sa kanila, kung kaninong kaalyado sila tutuloy. Doon sila mag-uumpisa, at sila na ang bahala sa iba pa.

"Naiintindihan n'yo, mga kasama, na di rin kayo agad-agad makakapasok uli, para sa seguridad na rin ng lahat?" paalala sa kanila ng mga kasama. "Kailangan munang ayusin ang mga linya."

Naiintindihan nila. Hindi naman mahalaga na agad-agad din silang makapasok uli sa kilusan. Ang mahalaga'y ang patuloy na pagkakaisa ng mga paninindigan.

Bumaba sila at hatid sila nina Laura at Lito at Roy. Ang pagbaba ay kasingkahulugan na nga rin ng pansamantalang pagpapaalam, at mahabang linya ang pagdadaanan para makabalik. Matagal silang hindi magkikita-kita, at mahigpit na yakap ang pabaon ng bawat isa.

"Mag-ingat kayo, Ka Lei. Maraming-maraming ingat."

"Kayo rin, mga kasama. H'wag n'yong pababayaan si Ka Roy. Magkikita-kita tayong muli. Mabuhay ang rebolusyon."

Pinakamahigpit sa lahat ang yakap ni Anna kay Roy. Pinakamahigpit sa lahat ang yakap sa kanya ni Roy. Hindi man sila ganoong nag-uusap ni nagtatabi ng upo sa mga nakaraang araw, noon pa ma'y magkaisa na ang kaluluwa nila at alam nilang pareho iyon, dalawang taong magkasukob sa trahedya ng pakikibaka.

Ang huling alaala ni Anna kaugnay ng pagbaba nila ni Jinky, bago sila sumakay sa nakaabang nang sasakyan, ay ang anino ng mga nakaangat na kamaong iniwan nila sa mataas na parte ng burol at sama-samang awit ng paninindigan.

*"Uring mapang-api lahat ay babagsak . . . at malalatag . . . ang mapulang bukas!"*

INIHATID SILA sa estasyon ng bus ng sasakyang sumundo sa kanila. Bumiyahe sila ng halos buong magdamag at magkalayo sila ng upuan ni Jinky. Kasama na iyon sa usapan: na hindi sila magtatabi sa upuan para kung sakali man—h'wag naman sana pero kung sakali—na may masamang mangyari sa isa, may posibilidad na makaligtas ang isa pa.

Bumiyahe sila ng halos buong magdamag at sa kalahati ng magdamag na iyon, iniisip ni Anna kung saan nila unang hahanapin sina Karla at Malaya.

May patutunguhan nga ba sila sa biyaheng ito? Meron ba talaga silang pupuntahan? Saan sila mag-uumpisa?

Di man lang siya naidlip sa mahabang biyahe. Nakayukayok na lahat ng pasahero, nagsisipaghilik pa nga ang iba, ay nananatiling nakadiit lang ang ulo niya sa panel ng bintana, nakapikit pero gising at malikot ang diwa. Sinisikap na lang niyang alisin sa isip ang mga taong minahal at nawala sa kanya, kundi man inaalala ang masasayang oras sa piling ng mga ito. Si Nonong, ang ama nito, ang anak niya ngayon, ang lahat ng taong nakasalamuha niya at minahal kahit sa maikling panahon ng pagkikilala. Si Ka Larry, na katawanan lang niya ngayon at isang oras lang yata pagkaraang maghiwalay sila, o kalahating oras lang yata, o kinse minutos lang, ay tinambangan at pinagbabaril ng mga sundalo. Si Ka Neneng na kapapanganak lang nang mahuli, pinatakbo nang pinatakbo ng mga sundalo hanggang sa agasan ng dugo na siyang ikinamatay nito.

Sa hulihan ng kanilang walong oras na biyahe, kinakanta na lang niya sa isip ang mga kantang natutunan nila sa mga rally at mga kulturang pagtatanghal. *H'wag ka nang malumbay, Inang Pilipinas . . . kahit*

*may kung ilang anak kang nalagas . . . mamamayang pilit dinurog ng dahas, nangakatindig at may tangan na armas!* Sinisikap ibangon sa pamamagitan ng mga awit sa isip niya ang gumuguhong determinasyon at katatagan.

Madilim pa pero pagising na ang umaga, bumaba sila ng bus at sumakay ng tricycle na maghahatid sa kanila sa bahay ng kanilang "konek."

Nasa loob iyon ng isang subdibisyon na halos ngayon pa lang inuumpisahang i-develop. Nakatayo na ang gate pero walang guwardiya. Sunud-sunod ang mga bakanteng lote na sa ilang panig ay may mataas na tambak ng graba't buhangin at salansan ng mga hollow blocks.

Iyon ang mga matatandaan ni Anna tungkol sa subdibisyong iyon. Na mukhang ngayon pa lang iyon inuumpisahang i-develop at sa isang lote ay may tambak na graba at salansan ng hollow blocks.

At, oo: napansin din niya na wala pang may alagang aso sa subdibisyon, o kahit pa asong ligaw dahil wala siyang narinig na tahol. Wala siyang narinig kahit huni ng kuliglig. Nang huminto ang tricycle, napansin din niya na liban sa ugong ng motor nito, tahimik na tahimik ang madaling-araw kung saan pati ang mga dahon ng nag-iisang indian tree ay walang galaw, pati hangin ay walang kibo. Isang uri ng mapanganib na katahimikang nakakumot sa mundo bago ang hagupit ng bagyo.

Bumaba sila ng tricycle malapit na sa bahay na umaayon sa deskripsyon ng mga kasama. Bungalow, berde ang gate, may nakatindig na indian tree, may hilera ng santan sa harapan.

Bumaba sila ng tricycle para lakarin na lang ang natitirang mga hakbang palapit sa bahay. Kung kailan nakaalis ang tricycle, saka sila may napansin. Sabay silang napatda ni Jinky.

Sa gilid ng bahay na ni hindi sila sigurado kung iyon na nga, may nakaparadang dalawang owner. Na hindi nila agad nakita! May isang lalaking umiihi sa gulong ng owner. At naka-fatigue! Higit sa lahat naka-fatigue! At may nakasabit na mahabang baril sa balikat!

Napatda sila ni Jinky at nagtama ang mga mata. Sa mga unang silahis ng umaga, kitang-kita niya ang sirit ng takot sa mga mata ni Jinky, at nasalamin

niya sa mga mata nito ang lagim na nakaguhit din sa sariling mga mata niya. Nang balikan niya ng tingin ang bahay, may dalawa pa palang lalaki bukod sa umiihi. At may helmet! Higit sa lahat, may helmet!

Nilingon nila ang malayo nang tricycle na hindi na nila mahahabol, at sa pamamagitan lang ng tingin, nagkasundo sila ni Jinky na iisa na lang ang puwede pa nilang gawin.

"Takbo, Ka Lei!"

Sumibad sila ng takbo na para bang kaya pa nilang abutan ang tricycle, o kaya pang takasan ang putok ng baril. Dinig na dinig niya ang sigaw. "Hinto!" na may kasunod nang putok. Hinabol sila ng putok. Naiwan siya ng matutuling mga paa ni Jinky. Sinuot niya ang tambak ng graba at salansan ng hollow blocks. Humaging sa diwa niya ang alaala ng kamusmusan, kung saan nakapagtago siya at di nakita ng mga kalaro sa likod ng salansan ng mga hollow blocks.

Sumuot at umipit ang dulo ng sapatos niya sa pagitan ng mga nakahigang bakal. Hindi niya naagapan ang pagsubsob ng katawan niya sa bundok ng buhangin. Sumuot ang buhangin sa mata niya. Matindi ang hapdi, hindi siya makadilat. Pero kahit hindi makadilat, mabilis din siyang tumihaya. Walang panahong mag-alis ng buhangin sa mata. Kailangan niyang bumangon at ituloy ang pagtakbo. Pinakamahalaga sa lahat ang makatakbo. Pinakamahalaga sa lahat ang makatakas.

Narinig niya ang kasa ng baril. "Putang ina mo, h'wag kang kikilos!" Nakapailalim ang katawan niya sa nakatindig na pares ng mga boots. Nakaumang ang baril sa tapat mismo ng ilong niya. Kinusot niya ang mga mata at napansin niya na lumiwanag na pala, nakakasilaw rin pala ang pagkaasul ng langit pag nahawi na nang husto ang gabi. Hindi talaga kayang talunin ng tao ang kapangyarihan ng langit. One moment, madilim pa; next moment, maliwanag na. Ang daya.

Hinawakan siya sa buhok ng lalaking nakakasa ang baril at sa maikling segundo bago siya nahablot nito patayo, nakita pa niya ang malaking nunal nito sa itaas ng bibig, sa ibaba ng gilid ng ilong. Naisip pa niyang cute ang nunal ng lalaki.

Umalingawngaw ang kabit-kabit na putok sa kabubukas na pinto ng umaga. Natakot siya na baka iyong lalaking may hawak sa kanya ang nagpaputok. Bigla niyang hinawakan ang tapat ng dibdib kung may tama siya. Wala naman, buhay pa siya, hindi siya ang binaril. At naalala niya si Jinky. Ni hindi niya alam kung saang gawi nakatakbo si Jinky pero sumigaw siya. Pumunit ang sigaw niya sa katahimikan ng umaga.

"Takbo, Jinky! Jinky, takboooo!"

Umigtad ang mukha niya sa malakas na sampal ng sundalo.

# IKALIMANG KABANATA

"PANGALAN MO?"

"Hindi ko po alam!"

"Putang inang 'to, ginagago mo ba kami? Pangalan mo, hindi mo alam?"

"Hindi ko po talaga alam!"

Manhid na ang mukha ni Anna sa maraming sampal. Putok na ang bibig niya. Tumutulo sa ilong niya ang magkahalong sipon at dugo.

Parang mapipigtas ang leeg niya sa higpit at bangis ng pagkakasaklot ng bakal na kamay sa kanyang buhok. Ni hindi siya makalunok sa pressure na nililikha nito sa kanyang lalamunan. Punit-punit na ang damit niya, halos mahubaran na siya. Napapaluhod sa bawat sampal, namimilipit sa bawat tadyak, bawat suntok sa kanyang sikmura. Higit sa lahat, kanina pa siya ihing-ihi. Siya na lang ang nakakaalam na ang konsentrasyon niya ay pilit niyang itinututok sa pagpigil na maihi. Siyempre naman, hindi niya ibibigay sa mga lalaking ito ang kasiyahan na makita siyang naihi sa panty! Diyos, iyon na lang ang huling kapit niya sa kanyang dignidad! H'wag namang alisin sa kanya ng Diyos ang kapit niya sa huling hibla ng kanyang dignidad!

Masikip at maamoy ang kuwartong pinagdalhan sa kanya. Pinaghalu-halong amoy ng ihi at pawis at dugo. Marahil, marami nang ibang nadala dito bago siya. Naihi sa hirap, sumuka ng dugo. Naghingalo at nawalan ng hininga. Dahil, oo nga pala . . . amoy na amoy rin niya ang amoy ng kamatayan!

Pero kung saan ito, kung anong lugar, kung malayo o malapit ay hindi na niya alam. Naka-blindfold siya nang dalhin dito, at laro na yata ng mga sundalo na ilibot muna kung saan-saan ang nahuli nila para palabasin na malayo kahit ang malapit.

Sa daan pa lang, pinagpistahan na ng mga sundalo ang suso niya. Pinisil, dinakot, nilamas. Hindi niya maipagtanggol ang sarili dahil bukod sa naka-blindfold, nakaposas pa sa likuran ang dalawa niyang kamay. Tinangka niyang magsisigaw at gumawa ng eskandalo pero sinagot siya ng suntok sa hita at daklot ng matitigas na daliri sa ilalim ng kanyang panga. Sumigaw ka, sige, sumigaw ka! May matigas at malamig na metal na pilit ipinasok sa bibig niya, na di na niya kailangang makita pa para malaman na baril iyon.

Marahil sa kadadakot sa suso niya, kumatas ang gatas na hindi pa lubusang natutuyo kahit matagal-tagal na siyang hindi nagpapasuso. Nalagkitan ang lalaki, nandiri, at dinagukan siya.

"Nagpapasuso pala 'tong putang'nang 'to!" Na para bang malaking kasalanan niya na nagpapasuso pala siya. "Putang'nang 'to, kapapanganak pa lang yata! E baka may dugo pa 'to, a! Hoy, putang ina ka, puwede ka na bang kantutin?"

"'Tong mga putang'nang NPA na 'to, nakukuha pa palang magkantutan at manganak! Ano ang sinasabi n'yo pag nilalabasan kayo, ha; 'Mabuhay ang rebolusyon'?"

Tawanan. Sigaw ng isip niya, mabuhay ang rebolusyon! Pampalakas-loob.

Buong mga sandali na iniikot siya kung saan-saan, iniisip niya kung nahuli rin ba si Jinky. Sana, hindi. Sana, kahit si Jinky, nakatakas. Otherwise, nahuli sila nang walang ibang nakakita. Walang agad na makakaalam.

Matagal pa bago maghinala ang mga kasama na may masamang nangyari sa kanila. Baka patay na sila no'n!

Hindi na niya mahahanap ang anak niya, Diyos ko. Tuluyan nang mawawala sa buhay niya ang anak niya.

Binabalot ng lamig hanggang kaluluwa niya sa isiping ito.

Kailangan niyang mabuhay. Diyos ko, para sa anak ko. Maawa ka sa anak ko!

Pagkaraang maligtasan niya ang lahat, iniisip ni Anna kung nabuhay kaya siya sa determinasyon na ring mabuhay para sa kanyang anak.

Sinikap ni Anna na pakatandaan ang mga kalyeng hindi niya nakita. Diretso. Kanan. Kaliwa. Kanan uli. Diretso. Sinikap niyang kilalanin ang kapal o nipis ng mga palad na lumalamas sa kanyang suso at pumapasok sa pagitan ng kanyang mga hita, ang ngusong sumusudsod sa leeg niya at ngipin na kumagat sa tenga niya. Sinikap niyang kilalanin pati amoy ng hininga.

*Para sa araw ng pagtutuos!*

Hindi siya tinanggalan ng blindfold kahit pagdating sa masikip at maamoy na kuwarto. Tinanggalan siya ng posas. Pero kung inakala niya na bumait na ang mga sundalo, doon siya nagkamali. Tinanggalan lang pala siya ng posas para mas madali siyang mahubaran. Pinagpasa-pasahan siya na parang bola. Inihagis ng isa, sinalo ng isa, sinuntok ng isa, bumagsak sa kamay ng isa. Sinikmuraan, tinadyakan, itiniwarik, itinuwad, pinagpistahan. Hindi siya makapanlaban, hindi siya makakalmot man lang, ni hindi makapagmura. Nang matapos ang lahat at makaahon siya nang buhay, galit na galit siya sa sarili na ni kalmot, ni mura, ay hindi siya nakalaban. Ni hindi tinangkang lumaban. At sasabihin sa kanya ng mga psychologist na hindi niya kayang lumaban. Ang hindi paglaban ng isang biktima ay preserbasyon na rin ng sarili. Para hindi lalong ma-provoke ang nandadahas na magsasanhi ng ibayong karahasan.

"Pangalan mo?"

"Hindi ko po alam!"

"Putang ina, ginagago mo ba kami? Pangalan mo, hindi mo alam?"

"Maawa po kayo, hindi ko po talaga alam!"

Years later, ipagtatapat niya sa psychologist na galit na galit pa siya sa sarili dahil namumupo siya sa mga sundalo. Namumupo at nagmamakaawa. At sasabihin ng psychologist na umaamo ang biktima sa nandadahas sa kanya dahil hawak nito ang kanyang buhay, nasa kamay nito ang awa. Umaapela siya sa awa ng nandadahas dahil iyon lang ang alam niyang paraan para iligtas ang sarili.

Napapadapa-napapatihaya siya sa ginagawa sa kanya. Hindi pa niya agad napansin na hinuhubad na pala ang blouse niya pati bra habang pinagpapasa-pasahan siya. Sumigaw siya nang sumigaw nang sumigaw pero walang dumadalo, walang may pakialam. A, oo; siguro kasi, nasa kampo siya. Sa kampo ng mga demonyo na nagsosolo sa labas ng daigdig ng mga tao, nakatindig sa pagitan ng buhay at kamatayan, ng impiyerno't purgatoryo. Palagay niya'y nakita niya si Kamatayan ng mga sandaling iyon, buo ang itsura at hugis, ang bungo at ngiti at kalaykay, tumatagos sa makapal na telang itim na nakapiring sa kanyang mata.

Later na lang niya napag-isip na isip lang niya ang sumisigaw, isip lang niya ang humihingi ng saklolo. Hindi makuhang sumigaw ng kanyang bibig sa sobrang takot at pagkalagim.

Sa huli, inihagis siya sa teheras at diniinan ng dalawang sundalo ang mga kamay niya, habang hinahatak pababa ng isa pa ang kanyang pantalon.

"Putang'nang 'to, ginagago tayo nito! May amnesia siguro ito!"

"May amnesia ka ba, ha, putang ina mo? Tingnan natin kung hindi babalik ang isip mo!"

Hinatak na nga ng lalaki pababa ang kanyang pantalon. Tinangka niyang bumangon pero humablot na naman sa buhok niya ang bakal na daliri. Tumikwas ang ulo niya at lumaylay sa teheras na halos ikinapatid ng litid sa kanyang leeg. Napaigik siya sa sakit. Napabulalas ang lalaking humubad sa kanyang pantalon.

"Anak ng puta, naihi, o! Putang ina ka, nakakahiya ka! Umihi ka sa harap namin!"

Tawanan ang mga nakapalibot. Palagay niya, nakita niya sa kabila ng telang itim na nakapiring sa mga mata niya kung paano buong pandidiring

hinawakan pa ng sundalo ang dulo ng kanyang pantalon kasama ang panty sa loob nito at inihagis sa malayo. May umigik at palagay niya, napatakbo dahil palagay niya, nahagisan ng panty. Lalong nagtawanan ang iba pa. Nagtatawanan-nagkakagulo at palagay niya, ginawa nilang laruang sipa ang panty niya papunta sa direksyon ng bawat isa.

Hanggang ngayon, dalawampung taon pagkaraan, hindi pa rin niya mapatawad ang sarili na naihi siya sa harap ng mga sundalo. Na naisuko niya sa mga ito ang huling hibla ng kanyang dignidad.

"Yariin na iyan! Pinahihirapan lang tayo niyan, wala tayong pakinabang diyan!"

"Ayoko na, ikaw na lang! Kadiri ang putang ina!"

"Kumuha kasi kayo ng tubig! Hugasan n'yo!"

"Buhusan n'yo ng Lysol!"

"Magsalita ka na kasi! Hindi mo talaga alam ang pangalan mo? Ang unit mo, hindi mo alam? Ang asawa mo, 'yong kasama mo, sino? E pag kinakantot ka, hindi mo rin alam?"

"Kakantutin mo, kaiihi lang, ang panghe niyan!"

"Ito na lang, ito na lang!"

Sa isang iglap, may matigas na bagay na sumaksak sa ari niya. Alam niyang hindi ari ng lalaki dahl iba ang tigas, sobra ang tigas, saka kung ari ng lalaki, dapat, sinasampahan siya. Dapat, nabigatan siya. Napaigik siya sa sakit. Walang tigil ang tawanan ng lahat, at sa sumunod na dalawampung taon, paulit-ulit na dadalawin siya sa panaginip ng tunog ng tawanang ito. Pinagtatawanan ang ari niya, pinagtatawanan ang buhok ng ari niya. Nagpilit siyang makaalpas pero lalong idiniin ng pumipigil sa kanya ang mga kamao nito sa kanyang balikat. Halos mabali ang leeg niya na nakalaylay sa teheras. Natakot siyang mabaklas at maghiwalay ang braso't balikat niya sa bigat ng mga kamay ng lalaki.

"Natikman mo na ba ang ganito? Masarap ba, ha? Sumagot ka, h'wag ka nang mahiya. Masarap ba?"

At habang binababoy siya ng mga sundalo, may nagsalsal nang harap-harapan. Alam niya dahil ipinahid nito sa mukha niya ang tamod. Pilit pang ipinasok ang daliri sa kanyang bibig.

Hindi niya mapapatawad ang pag-aglahi sa buong pagkatao niya. Higit kaysa pisikal na pagpapahirap sa kanya, mamamatay na siya'y hindi niya mapapatawad ang pag-aglahi sa pagkatao niya. Years later, paulit-ulit pa ring dadalaw sa isip niya ang mga pag-aglahing ito, at hindi pa rin siya makatugon gaano man kasuyo at kalambing ang pakikipagtalik sa kanya ni Roy.

Pero mare-recall din niya na, sa isa sa makahayup na mga sandaling iyon, narinig niyang sinabi ng isang sundalo: "Magsalita ka na kasi. Ikaw din, nasa amin ang baby mo. Yayariin namin ang baby mo."

Naniwala siya. Hindi na niya naisip na paano mangyayaring hawak ng mga sundalo ang baby niya ay hindi naman siya kilala ng mga ito. Ano'ng malay nila na nawawala ang baby niya? Baluktot na siguro ang utak niya dahil naniwala siya. Kumitib ang suso niya. Sabi ng matatanda, ang pagkitib ng suso ng isang babae ang pinakamabisang palatandaan na nagugutom ang kanyang sanggol. Maaaring wala ito sa kanya, maaaring milya-milya ang layo nito, pero oras na nagutom ang bata, malalaman niya dahil kikitib ang suso niya, lalabas at lalabas ang gatas.

Gumaan ang pakiramdam niya. Natakasan ng isip niya ang pagsalsal ng sundalo sa tapat ng mukha niya, wala na siyang pakialam sa tawanan. Umiyak siya sa pag-asa na somewhere sa malawak at mabangis na mundong ito, buhay ang kanyang anak.

Hindi magsisinungaling, hindi lang ang kitib ng suso niya kundi higit sa lahat, ang tibok ng kanyang puso.

# IKAANIM NA KABANATA

"RONILDO IBANAG ang pangalan ko . . ."

Nagkatinginan na naman sina Sister Lourdes at Attorney Lagrason at sina Rico at Martin bago sila napatingin kay Anna na parang humihingi na rito ng saklolo. Hindi kaya makabubuti na pagpahingahin muna natin si Roy at unahin muna ang iba? Sinasayang lang ni Roy ang oras ng lahat, hindi pa yata ito handa na ikuwento ang mga pangyayari.

Napababa ang mga mata ni Anna. Siya na ang napapahiya sa ginagawa ni Roy. Para bang nagre-reflect na rin iyon sa kanya. Ang tagal na niyang asawa si Roy, hindi ba niya ito natulungan maski pa'no na maka-recover kahit konti?

Nananatili namang nakababa ang mga mata ni Roy, ayaw mag-angat ng mukha na para bang pag napatingin siya sa mukha ng mga kaharap, ay lalo niyang hindi matutunton ang landas ng kanyang mga gunita.

*Ronildo Ibanag ang pangalan ko,* parang gusto pa niyang ulit-ulitin, at hanapin sa kanyang pangalan ang kasaysayan ng sariling buhay.

"Roy, let's talk about your arrest," sabi ni Sister Lourdes. "Kung talagang mahirap para sa'yo ang tungkol sa pamilya mo, let's talk na lang about your arrest."

Mabilis na sumegunda si Attorney Lagrason: "Sabi nila, dalawang ulit ka raw naaresto?"

Napaangat na ang mukha ni Roy. "Oo nga po, dalawang ulit!" mabilis na sagot niya. Na parang, ay, sige; salamat . . . 'yon na lang tungkol sa akin!

"Let's talk about the first time."

First time. Ang first time. Napakurap si Roy. Parang halos hindi na niya natatandaan iyong first time.

Pero napaka-uneventful naman kasi no'ng first time! Para lang walang nangyari.

"Before ML pa ho iyon," sabi niya.

Mass arrest iyon. Bago pa man tuluyang ibinababa ang martial law, nagkaroon ng mass arrest. Sinona ang mga iskuwater at sinuyod lahat ng pinaghihinalaang HQ ng mga aktibista.

Ang dami nilang nahuli. Pinagkasya sila sa iisang selda. Kinasuhan ng peace and order violation. Pero pinayagan namang makapagpiyansa. At pinalaya.

Saktung-sakto nga. Dahil wala pang isang linggo pagkaraan, ibinaba ang martial law.

"Mas grabe ho iyong second time."

"Sige. Okay. Let's talk about the second time."

Tumingin siya kay Anna. Na para bang kay Anna pa gustong ipakuwento ang mga pangyayari. O ayaw ikuwento nang kaharap si Anna.

Ang habang panahon din, parang gusto niyang isisi hindi lang kay Jinky kundi pati kay Anna 'yong second time.

Umalis kasi sila. Dapat kasi, hindi sila umalis. Alam mo, Anna, kung ako lang ang nasunod, hindi ko kayo papayagan. Kaso, pinayagan kayo ng mga nasa itaas. "Mahirap iyan, ang bigat ng mga bagahe ng isip nila," sabi ng mga ito. "Hayaan natin silang lumabas kung iyon ang gusto nila. Kaysa naman andito nga, wala naman sa atin ang puso."

Kaysa nga naman nakatulala lagi ang dalawa, lalo na is Anna. Hindi rin iyon makabubuti sa atin. Tingnan mo: kahit walang paalam, nagpunta siya noon sa plasa para siguruhin ng sariling mga mata kung si Nonong nga ba

ang isa sa mga bangkay na naka-display. Hindi makabubuti sa atin na gawin niyang muli ang gano'n, 'yong lumabas nang walang paalam. Baka iyon pa ang maging mitsa ng buhay nating lahat!

SOP, kailangang bakantihin lahat ng lugar at safe house na tukoy nina Anna at Jinky. Bahagi iyon ng pag-iingat ng mga naka-UG. May nahuli o may "lumabas," iniiwan nila ang mga dating tirahan, pinapatid ang mga komunikasyon. Mahirap na. Nasa kalagayan sila na di puwedeng magtiwala nang one hundred one percent sa pinakamatalik mang kasama.

Aaminin niya: higit kay Jinky, mas kay Anna sila may konting kaba. Tulad ng nasabi na ng nasa "itaas," ginawa na nito na pumunta sa plasa nang walang paalam, at inunawa man nila iyon, hindi nila maiwasang kabahan sa iba pang maaari nitong gawin. Kung halimbawa—halimbawa lang—na nasa kamay pala ng militar ang anak nito, wala silang garantiya na hindi ito kusang susuko at makikipag-compromise kapalit ng buhay ng bata.

Gayunman ay hindi sila nagmadali. Siguro, iyon ang kasalanan nila: hindi sila nagmadali. Hindi madaling humanap ng maaatrasan; kailangan pang siguruhin na hindi sila masusundan. Mayroon pa silang dapat pagmitingan at ayusin.

Nataranta lang sila nang tatlong araw pagkaraan, ay dumating ang balita na "walang balita" kina Jinky at Anna. Nabalitaan lang ng mga kasama na na-raid ang bahay ng mismong kaalyado na sasalo sa dalawa. Ang ginagawa ng militar pag naka-raid sila ng bahay, pinopostehan nila iyon nang ilang araw, inaabatan ang maaari pang dumating.

Samakatwid, ang pinakaposibleng nangyari, nahuli ang dalawa!

Antimanong umabot sa kanila ang balita, inempake nila ang mga importanteng dokumento. Mga libro, newsletters, mga tala na pagpupulong, programs of actions. Kailangang maialis agad lahat. Pero hindi nila puwedeng pasanin lang ang mga kahon at isakay ng dyip. Nagkalat ang checkpoint ng militar. Baka matiyempuhan sila.

Kailangan ang sundo. Kailangan ang sasakyan. Delikado pa ring ma-checkpoint pero mas may bentahe kung may sariling sasakyan. Puwede kang umiba ng daan. Puwede ring makipaghabulan na lang.

Nang bigla, sunud-sunod na dumating sa lugar nila ang mga sasakyan kung saan nakasakay ang mga armadong lalaki. Dinig na dinig nila ang pagdating at paghinto. Hindi pa man nila nakikita, nahulaan na nilang ito na iyon.

Nagkapalitan silang lahat ng kabadong tingin. Ang bilis naman nilang dumating! Putsa—ang bilis naman! Hindi na sila nag-isip, nagpulasan na lang sila ng takbo. May lumundag sa bintana, may dumayb sa putikang palayan sa likod-bahay, mayroon na sa kawalan ng matatakbuhan, tumago sa ilalim ng kama. Pero malas, huli silang lahat!

Later, nang gumaling na ang mga sugat nila na dulot ng pahirap, nakuha na nilang pagtawanan ang tumago sa ilalim ng kama.

"Kundi ka ba naman sira, maaari ba namang hindi ka makita, nasa ilalim ka lang ng kama!"

"TINORTURE KA, Roy? What a stupid question! But of course, tinorture ka. Ano ang ginawa sa 'yo? Kaya mo bang i-relate sa amin?"

Natigilan si Roy. Pinagtakpan niya ng tawa ang saglit na pagkakatigagal. "Oo naman . . . meron ba namang nakuha ang kaaway na hindi pinahirapan? Lahat iyan . . . babae, lalaki . . . bata, matanda . . . walang pinatatawad ang kaaway!"

At muli, bigla na naman siyang natahimik. Saka tumawa na naman.

"Bakit 'yong ginawa sa akin ang gusto n'yong pag-usapan natin agad? Later na lang iyon, no'ng madala na kami sa safe house nila. Hindi n'yo ba itatanong muna kung paano kami nahuli?"

Oo, itanong n'yo muna kung paano kami nahuli. I-delay naman natin nang konti ang tungkol sa pahirap.

Hindi na siya naghintay na may kumibo. Sinagot niya agad ang sariling tanong:

"Itinuro kami ni Jinky."

Walang sumagot. Alam naman iyon ng lahat.

"Ang gagong Jinky, hindi man lang kami binigyan ng pagkakataong makatiplad. Itinuro kami agad!

"E putang ina, binigyan naman sana kami ng gago kahit isang linggo! Pinag-usapan na namin iyon noon pa, kahit sa biruan. 'Kasama, basta may nahuli sa atin, kauna-unawa naman pag di na natin natiis ang pahirap . . . pero bigayan naman tayo ng purgansa bago tayo magturo! At least, isang linggo. Okay ba, Kasama?'"

Hindi lang basta itinuro ni Jinky kung saan sila makikita . . . kasama mismo ito ng mga sundalo sa paghuli sa kanila!

Tapos, may mukha pa si Jinky na sabihin nang iharap ito sa kanila ng mga sundalo: "Hindi ko nakaya, mga kasama."

Gustung-gusto niyang suntukin si Jinky. Gustung-gusto niyang patayin noon din. Naglalatang ang poot sa dibdib niya.

"Pasensiya na kayo . . . hindi ko talaga nakaya!"

Hindi niya minahalaga ang paiyak na boses ni Jinky. At dahil nakaposas na siya at di na niya ito maaabot ng kamay, dinurhan niya ito sa mukha.

Later, tinangkang ipaliwanag sa kanya ni Anna na sobra naman kasi ang inabot ni Jinky. Pinalo ng kadena, binuhusan ng Seven-up sa ilong, kinuryente ang bayag.

Sagot niya, "E putang ina niya! Tayo ba, wala ba tayong inabot? Ikaw, wala ka bang inabot? Pero hindi tayo nagturo. Hindi tayo bumigay."

Sabi ni Anna, kanya-kanya kasing hangganan ng kapasidad ang tao.

Kasama ring nahuli si Lito at magkasama silang dinala sa iisang safe house. Tinanggalan siya ng posas at sinabi ng isa, suntukin mo. Akala pa niya, siya ang pinasusuntok ng sundalo sa isang kapwa sundalo. Nang ma-realize niya na siya ang inuutusan . . . at si Lito ang pinasusuntok sa kanya! Nanlamig ang buong katawan niya. Inisip pa niya kung hindi kaya nakikipagbiruan sa kanya ang sundalo. Sick joke nga lang. Hindi kaya mga kasama rin ito? Hindi kaya mga sundalo ito na gustong maging "kasama"? Kasi, parang kinakaibigan siya, e!

Tinangka niyang magtapang-tapangan. "Gago pala kayo, ba't n'yo ipasusuntok sa 'kin 'yan! E di bugbugin n'yo na lang ako!"

Tinutukan nila ng baril sa sentido si Lito. Tumigil ang hininga niya. Tumagos hanggang utak niya ang tunog ng pagkasa ng baril na nakatutok

sa sentido ni Lito. Pakiramdam niya'y siya ang nalagay sa bingit ng kamatayan.

"Suntukin mo 'to kung hindi, patay 'to ngayon din!"

Nataranta siya. Tinangka niyang makiusap. "Brad, bata iyan . . . patawarin n'yo na 'yan, Brad . . . ako na lang!"

Nagpaputok ang sundalo. Gimbal siya. Napasigaw si Lito. Lagpas sa ulo nito ang putok.

"Bibilangan kita, Kaibigan. Kung hindi, sabog ang utak nito! Isa!"

Hindi siya makakilos. Para siyang ipinako sa kinatatayuan. Ewan niya kung sa epekto lang ng dilaw na liwanag ng bombilya, pero tingin niya ay wala nang kadugu-dugo ang mukha ni Lito.

"Dalawa!"

Napilitan siyang gumalaw. Kinailangan niyang ibuhos ang lakas para maigalaw ang halos ayaw kumilos na kamay niya.

Sinuntok niya si Lito. Minura siya ng sundalo.

"Putang ina mo, ano 'yan, tumatampal ka ng lamok? Lakasan mo! Bugbugin mo!"

Hanggang ngayon, paulit-ulit pa rin siyang dinadalaw ng mulagat na mga mata ni Lito. Ng takot at pagkagimbal sa mukha ni Lito. H'wag. Kasama, h'wag.

Sinuntok niya uli si Lito. Pero sabi ng sundalo, "Hindi naman suntok iyan, gago!" At nagpaputok uli, pababa naman ngayon. Dumaan ang putok sa pagitan ng mga hita ni Lito.

Sa tingin niya, tototohanin talaga ng sundalo ang banta na papatayin si Lito. Kaya sinuntok niya uli ito: sa mukha, sa dibdib, sa tiyan. Umigik si Lito. Bumagsak. Gumulong. Namilipit. Itinindig ng sundalo si Lito at iniharap sa kanya. "Tadyakan mo! Karate, hindi ka marunong? Karatehin mo!"

"Brad, h'wag naman. Parang kapatid ko na 'yan, Brad!"

"Putang ina mo, karatehin mo!"

Kinarate niya si Lito. Napaluhod ito sa sakit.

"Sige pa, isa pa!"

"Tama na, Brad! Hindi ko na kaya!"

Nakasiksik na sa isang sulok si Lito. Nanginginig, ngumunguyngoy. Fetal position. Parang biglang gustong bumalik sa tiyan ng ina.

Dinuhapang niya si Lito at niyakap nang mahigpit. "Ayoko na!" sigaw niya. "Hindi ko na kaya!"

Doon niya naramdaman ang daklot sa kanyang batok. Doon nag-umpisa ang pahirap naman sa kanya.

PINAGPASA-PASAHAN SIYA na parang bola. Inihagis ng isa, sinalo ng isa, sinuntok ng isa, bumagsak sa kamay ng isa. Sinikmuraan, tinadyakan, itiniwarik, itinuwad, pinagpistahan. Hindi siya makapanlaban, hindi siya makakalmot man lang, ni hindi makapagmura. Ang totoo, ang tawag pa nga niya sa mga putang ina, Brad. Na parang ililigtas siya ng salitang "brad." Nang matapos ang lahat at makaahon siya nang buhay, galit na galit siya sa sarili na ni kalmot, ni mura, ay hindi siya nakalaban. Na ang tawag pa niya sa mga putang ina, Brad! At sa kanyang pag-iisa ay patuloy na ini-imagine niya na lumaban daw siya, nakaagaw daw siya ng baril, at pinaputukan ang lahat at walang nabuhay kahit isang sundalo.

"Halos mawalan ako ng hininga sa tindi ng mga suntok sa sikmura ko," ikinukuwento niya ngayon bilang parte ng kanyang testimonya. "Wala akong magawa, minumura ko na lang sa isip si Jinky."

Putang ina mo, Jinky! Hinataw siya ng kadena . . . putang ina mo, Jinky! Bumagsak siya sa lapag at nilundagan sa tiyan ng isang malaking lalaki . . . putang ina mo, Jinky!

Nakalimutan lang niyang magmura nang kuryentihin na siya. Halos lumipad ang katawan niya sa sirit ng kuryente na nakakabit sa kanyang bayag. Ang haba rin ng panahon na kinatakutan niya na mawalan ng silbi ang ari niya sa sobrang pahirap na inabot nito.

Nadala siya sa ospital. Na-dextrose. Sabi, dalawang araw siyang walang malay. Nang magkamalay siya, ang una niyang ginawa, umiyak. Hindi niya napigilang umiyak nang umiyak. Pinagtawanan siya ng mga nars, kinantiyawan ng doktor. Bakla raw siya. "Makakaraos ka rin diyan, hoy! Hindi ka naman nga nabalda, e!"

Wala nang nakaalam na hindi ang sarili ang iniyakan niya kundi si Lito. Kumusta na kaya si Lito? Kinuryente rin kaya siya? Binuhay pa kaya?

Masama kaya ang loob niya sa akin? Pasensiya ka na, Kasama!

Sa mga sumunod na panahon, paulit-ulit na kakausapin niya sa isip si Lito:

"Nasa abnormal na katayuan tayo, Kasama. Naiintindihan mo? Ang abnormal na sitwasyon ay minsang nagbubunga ng abnormal na katwiran. Sa abnormal na takbo ng isip ko, binugbog kita sa kagustuhan kong iligtas ang buhay mo!"

Pero habang pinangangatwiranan niya ang ginawa, kinukustiyon din niya ang sarili kung hindi kaya ang higit niyang kinatakutang patayin ay siya mismo at hindi si Lito. Kung hindi kaya ginawa niya iyon kay Lito dahil sa likod ng "abnormal" na isip niya, umasa siya na sumunod lang siya sa utos ng mga sundalo, paliligtasin siya ng mga ito.

Hindi na siya nagkaroon ng pagkakataong pagpaliwanagan si Lito. Hindi na sila muling nagkita pa. Pero hanggang sa ngayon, dalawampung taon pagkaraan, paulit-ulit na kinakausap pa rin niya ito sa isip.

Lito, naiintindihan mo? All the while na binubugbog kita, gusto kitang yakapin. Gusto kitang daluhan pero wala akong magawa. Bahagi iyon ng pakikibaka, Kasama.

NAKAMATAYAN NA ni Lito ang lihim ng gabing iyon. Wala itong pinagsabihan kahit isa. Kung mayroon, sana'y sinumbatan siya. Pero walang nanumbat sa kanya at alam niya na pinangalagaan siya ni Lito hanggang huli. Iyon ang mas masakit, iyong pinangalagaan pa siya ni Lito hanggang huli.

Pero at the same time na pinangalagaan siya ng bata, ikinait din nito sa kanya ang pagkakataon na pangatwiranan ang sarili:

"Binugbog ko siya sa kagustuhan kong iligtas ang buhay niya."

Gano'n man, siya mismo, wala siyang mukhang ikuwento iyon sa iba, kahit kay Anna. Isipin lang niya na ikukuwento niya iyon sa iba, nanginginig na hanggang kaluluwa niya.

At kukumbisihin na lang niya ang sarili na may naiiwan pa rin naman siyang dangal, meron pa naman siyang ipagmamalaki. Dahil at least hindi siya nagturo, hindi siya bumigay. Kasama, tingnan n'yo ako. Halos pinatay na ako pero hindi ako nagturo, hindi ako bumigay. Siguro naman, Kasama, may dangal pa rin ako. Dahil kahit ano ang ginawa sa akin, hindi ako nagturo at hindi ako bumigay!

# IKAPITONG KABANATA

NAGKITA-KITA ULI ang unit nila sa kulungan. Kapos yata ang kulungang ipinatayo ni Marcos para sa mga bilanggong politikal . . . o talagang kinapos na lang sa dami nila? Nagkita-kita sila at hindi sila nagpapansinan, kunwari ay hindi magkakakilala. At madalas, natatawa na lang ang mga guwardiya sa kanilang pagkukunwari. Sabi nga ng isa, "Buking na, humihirit pa!"

No'ng una ngang ipasok siya rito, hindi siya tumitingin sa kahit kanino, hindi tumitingin sa kanya kahit sino. Pero lihim, oo, palihim, hinahanap ng mata niya si Jinky. Makita lang niya rito si Jinky, uupakan niya, bubugbugin niya. Tutal, wala na namang idadagdag pa sa kaso niya. Ni hindi nga sila sinampahan ng kaso, silang mga bilanggong politikal. Ikinukulong lang sila at pinalalaya depende sa maisipan ng mga heneral.

Nawala yata ang sikmura niya nang ipasok na siya sa kulungan at marinig niya ang kalampag ng ikinandadong bakal na pinto. Feeling niya, this is it. Nakakulong na siya, hindi na niya makikita uli ang mundo. Baka dito na siya mamatay. Paano pag na-high blood siya, dadalhin ba siya sa ospital? Hindi na niya naisip na ang bata-bata pa niya para ma-high blood. Dinapuan siya ng takot na may kasamang bigla at matinding damdamin ng kawalang pag-asa.

Nababamban ang mga binti niya, parang hindi siya kakayanin ng mga paa niya. Lumupasay siya sa semento. Sumandal siya sa sementong pader at tumagos sa t-shirt niya ang lamig na tumagos yata hanggang buto.

Ang daming tao sa detensiyon pero sa dinami-dami nila, silang mga nakasama niya sa labas, isa lang ang nangahas na maupo sa kanyang tabi: si Anna. Kinuha ni Anna ang kamay niya at pinisil nang mahigpit. Kinabahan siya na baka alam na ni Anna ang ginawa niya kay Lito at kinokonsola siya nito ngayon. Pero walang sinabi si Anna kahit isang salita; kinuha lang ang kamay niya at hinawakan nang matagal. Parang si Lito rin, parang kinukuha ang papel ni Lito.

Tinangka niyang hugutin ang kamay niya sa pagkakahawak ni Anna pero hindi nito iyon binitiwan. Sa tagal ng pagkakaupo nilang magkatabi, matagal bago niya namalayan na nakapatong pala ang magkahawak na kamay nila sa hita nito. Parang mag-asawa pero walang malisya. Nag-uusap nang hindi kailangan ang mga salita . . . dalawang tao na magkasukob sa kalungkutan ng pakikibaka.

ANG DETENTION hall ay parang kuwarto lang ng isang dormitoryo: mahaba, walang bentilasyon maliban sa isang bintana na mataas pa, hindi nila maaabot kahit pa lundagin. Sa pinakadulo nito ay ang nag-iisang banyo na, sa dami nila, maghapong hindi nawawalan ng pila. Mahina ang tubig at kung hindi pa nakahingi ng drum ang isa sa mga detenido, wala pa silang pag-iipunan.

Wala silang higaan. 'Yong mga suwerteng may dalaw, may kumot at banig, pero 'yong mga tagamalayo o wala nang pamilya na tulad niya, nagtitiis sa karton. Nagtitiis unanin ang sariling kamay o pag maginaw, ikumot ang ekstrang t-shirt. Kung sabagay, paano ba naman giginaw rito. Sa dami lang ng ilong na humuhugot at naghihinga ng hangin, palagi na lang amoy-katawan ang nalalanghap nila. Kaya si Bino na may anghit, talagang ipinanghingi nila ng deodorant at pinauuna sa pila sa banyo tuwing umaga at kung talagang mainit ang panahon, pati sa tanghali at gabi.

Sama-sama ang babae't lalaki kaya walang privacy. Maraming hirap na hirap mag-adjust. 'Yong hindi sanay matulog nang may ilaw, kailangang pag-aralang matulog nang may ilaw. Bawal patayin ang ilaw. Kailangang matutong pigilin ang pagdumi kung pangwalo-pansampu sa pila. 'Yong mag-asawang magkasamang nahuli, isang gabi'y ginawa na lang ang gusto nilang gawin sa ilalim ng kumot. Lahat, wala na lang kilos sa higaan at nagkukunwaring tulog para hindi mapahiya ang mag-asawa. Si Ka Luis, naghilik pa kunwari. Siya, palihim na sumisilip sa suot niyang relo, inoorasan ang lovemaking. Eksakto singko minutos, natapos na. Hindi niya malaman kung maaawa siya o matatawa na eksakto singko minutos, natapos na ang dalawa.

"WHAT ABOUT Jinky?" tanong ni Atty. Lagrason kay Roy. "Ano na ang nangyari sa kanya?"

May pait na nalasahan sa bibig niya si Roy. "Wala, hindi namin siya nakasama. Sabi, sa ibang kulungan daw 'nilagay. Takot lang nilang isama sa 'min iyon!"

"Hindi naman siya nagtagal sa kulungan, pinalaya rin," dugtong ni Anna. "Nag-take ng oath of allegiance sa gobyerno, pinalaya."

"Pero pagkaraan ng ilang buwan, pinatay," sabi ni Rico.

"Ng military?" tanong ni Atty. Lagrason.

Si Sister Lourdes na ang sumagot. "Actually, wala nang nakaalam. Sabi ng iba, ng militar. Sabi naman ng iba, ng mga kasama."

Tumawa nang mapait—hindi na naman tumitingin si Roy sa mukha ng mga kaharap. "Kaya naman siya pinalaya, dahil nakipag-compromise siya. Siguro, nakipag-compromise siya na pabayaan lang siyang mahanap ang asawa niya, magbabalato siya ng maraming kasama sa mga kaaway."

Masuyong hinawakan ni Anna ang kamay ni Roy. "Wala namang nakakaalam sa mga tunay na pangyayari, Roy."

Si Lito, hindi rin nila nakasama sa kulungan. Kung sa simula, iniisip niya kung saang selda kaya ito inilagay, kalaunan ay nag-umpisa na siyang mangamba na baka hindi na binuhay ang bata.

O nagturo. O hindi nakaya ang pahirap at namatay.

Pare-pareho silang walang balita kay Lito. Walang maipaabot na balita ang mga kasama kahit sa pamamagitan ng mga dalaw.

INABUTAN SILA ng isang malakas na bagyo sa detention, 'yong bagyo na nagpabaha sa Maynila at marami pang probinsiya. 'Yong klase ng bagyo na masikat na ang araw, dumarating pa ang mga dalaw nang nakabota. Wala silang radyo o diyaryo pero maski paano, nabalitaan nila kung hanggang saan tumaas ang tubig, kung gaano kalawak ang pinsala, kung ilang bahay sa mga estero ang inanod, at kung gaano karami ang namatay.

Ang sarap matulog ng gabing iyon, pero hindi sila makatulog sa galit na galit na buhos ng ulan at singasing ng hangin at ingay ng nagtutuklapang mga yero.

Tapos, sa kalaliman ng gabi, may sumigaw: "Binabaha tayo! Hoy, gising, binabaha tayo!"

Balikwasan sila ng tayo. Hatakan ng mga unan at kumot, bitbitan ng mga banig at karton, kargahan ng mga bag ng damit.

Pero putris, saan nila ilalagay? Walang kabinet, walang sabitan, walang patungan. Siksikan na lang ang mga babae sa isang sulok samantalang silang mga lalaki, hanapan sa pinanggagalingan ng tubig.

Mabilis na tumaas ang tubig. Inanod ang mga libro at baso at plastik ng tinapay at mga sapatos at tsinelas, at . . . horror of horrors! . . . may dumi ng tao na lumalangoy papunta sa kanila! Umaapaw ang drainage ng banyo at pati na bunganga ng toilet bowl!

"Anak ng putsa!" sigaw ng isa. "Anak ng putsa!"

May kumalampag sa rehas na bakal. "Hoy, magsikilos kayo riyan! Binabaha kami rito!"

May humawak ng kutsara at siyang ipinangalampag sa rehas. Nagsiksikan sila sa pinto at nagkanya-kanya ng uga sa rehas at kalampag gamit ang mga kutsara, sandok, pinggang lata (bawal ang babasagin) . . . mga tinig at palakpak. Sigawan, hiyawan, murahan. Sama-sama, sabay-sabay, palakasan. Na nagpataas sa kanilang energy at maya-maya, nagsipagtaas na sila ng

kuyom na kamao at kumakanta ng isang makabayang awitin. Hanggang sa hindi na mahalaga ang bumabahang pusali at lumulutang na dumi ng tao at sa halip, pinapalakpakan nila nang buong sigabo ang mga sarili.

Iyon ang kaisa-isa, biglaan, at matagumpay na mass action nila sa loob ng detention. Na nabalita sa mga diyaryo at nakarating sa pandinig ng grupo ng mga madre na tumututok sa kaso ng mga bilanggong politikal. At nakarating naman sa kaalaman ng Amnesty International at maging ng mga mamamahayag sa ibang bansa. "Ang miserableng kalagayan ng mga detenido," sabi ng isang nalathalang pagsusuri. Conveniently, hindi n'yon binanggit na kung paano binaha ang kanilang selda ay gano'n din namang binaha ang opisina ng mga guwardiya at kung paano umapaw ang dumi ng tao sa banyo nila ay gano'n ding umapaw ang banyo—maging sa opisina ng judge advocate general.

Nagkaroon ng konting pagbabago. Inilabas sila ng detention sa umaga para magpaaraw sa isang lugar sa kampo, magkakaposas nga lang sila at guwardiyado nang mahigpit.

Kalaunan, inilipat sila ng selda: doon na sa mas malaking espasyo at may nga double-deck na higaan. Sa gabi na lang ikinakandado ang pinto, tutal at kadikit naman ng isang opisina at walang makakalabas nang di dadaan sa harap ng guwardiya. Matinding magguwardiya ang guwardiya lalo na pag oras ng dalaw dahil kadalasan, lalo na kung Linggo, ay marami-rami rin ang nagiging bisita.

Dito naging kaibigan ni Roy—o sadyang kinaibigan—si Sgt Reyes, matanda at malapit na sa retirement age, na kadalasang naka-duty sa gabi.

Sa lahat ng sundalo sa kampo, puwede niyang sabihin na si Sgt Reyes ang pinakamabait. Siguro, dahil matanda na ito at malayo pa sa pamilya at kahit paano, may dugong ama na nananalaytay sa ugat nito. Siguro, hindi man nito naiintindihan ang kanilang paninindigan, intindido nito ang kapusukan ng mga kabataan at hanga ito sa tibay ng kanilang loob. Siya raw mismo, ikinukuwento ni Sgt Reyes, ay may anak na nasangkot sa aktibismo. "Hindi ko naman magulpi," sabi sa kanya ni Sgt Reyes, "kahit natatakot ako lalo na't sundalo pa naman ako. 'Kako, kanya-kanyang paniniwala sa

buhay 'yan. Malaki na siya, may sarili na siyang isip." Pero, dugtong ni Sgt Reyes, buti naman, nagbagong-buhay na ang anak niya. "May pamilya na siya ngayon."

Naging malapit sa kanya si Sgt Reyes. Siguro, may kasamang awa na rin dahil minsan man sa loob ng ilang buwang pagkakakulong niya, hindi siya nagkaroon man lang ng dalaw. Hindi na niya ikinuwento kay Sgt Reyes na pinatay ang buong pamilya niya. Sabi lang niya, "Oo nga ho; walang dumadalaw sa akin."

Minsan, si Sgt Reyes mismo ang papasok sa selda nila at makikipagkuwentuhan. Minsang nagkukuwentuhan pa sila, magpapaalam si Sgt Reyes para ipalabas daw sa boy ang basura. Kukunin niya ang basura nila sa selda at isusunod kay Sgt Reyes at pagdating na lang sa pinto, saka niya iaabot sa boy. Tapos, papasok na siya sa selda nila at ikakandado na ng sarhento ang kanilang pinto. Doon na matatapos ang kuwentuhan nila.

Pero minsan, tinulugan na sila ng mga kasamahan niya at sabi ni Sgt Reyes sa kanya, "Nakakahiya naman sa kanila. Halika na lang sa pasilyo, magsigarilyo tayo." Saka sinabi sa kanya nang pabiro: "Hindi mo naman siguro ako tatakbuhan, ano? Maraming guwardiya sa labas."

Sa mga kuwentuhan nila ni Sgt Reyes, naitanong niya minsan kung nakikita ba nito sa ibang lugar ng kampo ang isang disisais anyos na ganito kataas, ganito ang kulay, medyo kulot at patpatin. "Alaga ko iyon," sabi niya. "Lito ang pangalan niya sa amin."

"Ano ang apelyido, Bernardino ba? Iyon ang pinakabatang alam ko. Kung 'yon ang sinasabi mo, wala na iyon dito. Balita ko, bumaligtad. Ewan ko lang."

Nagkibit-balikat lang si Roy. Hindi siya naniniwala.

KAHIT SA unang selda pa man na pinagkulungan sa kanila, iniisip-isip na ni Roy kung paano kaya siya makakatakas. Meron ba namang bilanggo na hindi nag-isip tumakas sa iba't ibang panahon ng kanyang pagkakakulong? Bagamat kahit anong tingin, imposibleng makatakas sa unang selda na ang tanging bukasan ay ang bakal na pinto na palaging nakakandado. At ang

kakap'rasong bintana na bata lang ang puwedeng kumasya, na, nalaman pa niya later, ay bangin pala ang babagsakan.

Nagprisinta ng mas magandang oportunidad ang pangalawang selda na ito. Sa bisa na rin ng pakikipagkaibigan sa kanya ni Sgt Reyes, naging mabait sa kanya ang iba pang guwardiya. Kung sabagay, karaniwang mas mabait naman talaga ang trato ng mga guwardiya sa mga bilanggong politikal.

Hindi nagtagal nakakahakbang na siya sa labas ng pinto ng gusali sa anyaya ni Reyes na maupo sila sa kongkretong flower pot dahil doon mas mahangin. Of course malayo pa sila sa gate ng kampo at nagkalat ang mga sundalo at bantay, pero nabigyan siya nito ng oportunidad na pag-aralan ang paligid, bilangin pa nga sa mga naglalakad kung gaano karaming hakbang ang mula rito hanggang doon.

Minsan, absent ang boy. Kahapon pa absent ang boy at madami na silang basura. Naririnig na nila ang silbato ng trak-panghakot. Sabi ni Reyes, "Ako na lang kaya ang maglabas ng basura."

Tapos, pumasok ito sa loob ng opisina at naiwan siya sa labas. Pumasok din siya para ipakita sa isa pang sarhento na hindi niya nakakalimutan na bilanggo siya, na nakakahiya naman na maiwan siyang mag-isa sa labas. Umali-aligid pa nga siya sa pinto ng selda nila.

Sabi ni Reyes, kunin daw niya ang basura nila. Sabi niya, "H'wag na, Sir; ang dami-dami n'yo nang dala."

Nang lumabas si Reyes, nagsabi siya sa isa pang sarhento na papasok na siya. Sabi ng sarhento, "Na kay Reyes ang susi."

Hinintay niya si Reyes.

Ipinagtapat niya ito sa mga kasamahan niya sa loob. Ang ginawa ng mga ito, nagsipag-ambagan ng pera na permanenteng mailalagay niya sa bulsa sakaling maprisintahan siya ng mas magandang pagkakataon. Sa pamamagitan ng mga dalaw, nakagawa sila ng koneksiyon: isang kaalyado na hindi magugulat pag bigla siyang dumating. Ang kaalyadong ito ang kokonek naman sa grupo na sasalo sa kanya. Just in case.

Bumilang pa ng linggo bago natupad ang plano. By that time, nakatapak na siya mismo sa labas ng kampo, at ni hindi si Reyes ang nagbigay sa kanya

ng permiso kundi ibang sarhentong naka-duty! Pinasamahan nito sa kanya ang boy sa paglalabas ng basura. Hindi na kasi magkandadala ang boy at sabi sa kanya ng sarhento, "Roy, pakitulungan mo naman siya." Namalikmata pa nga siya, totoong nagulat pa.

Sumunud-sunod nga lang sa kanila ang sarhento. Pero susunud-sunod lang, kayang takbuhan kung tutuusin. Pero may baril. Mahahabol siya ng baril. Gayunman ay tinandaan niya na saktong nasa labas sila, dumaan ang isang bus pa-Maynila. At mabagal ang takbo nito sa tapat ng kampo. Mula noon, sinikap niyang ulinigin mula sa pinto ng detention, o kahit pa sa loob nito, kung kaya ng tenga niya, kung sa eksaktong oras na iyon ay may dumadaang bus pa-Maynila.

Of course nalaman ni Sgt Reyes na tinulungan na niyang minsan ang boy sa paglalabas ng basura. Lumakas ang loob ni Sgt Reyes. Kung iyong iba, napagkakatiwalaan si Roy, siya pa bang kaibigan ang hindi! Sumunod, pinasamahan na rin nito sa kanya ang boy. Kung tutuusin, lagi namang halos hindi magkandadala ang boy sa dami ng basura nila.

Pagkaraan ng ilang ulit, kung hindi ba naman sa biyaya ng pagkakataon, kung kailan palabas na sila, saka may tumawag kay Sarhento Reyes sa telepono.

Hinanap niya ng tingin ang isa pang kasama ni Sgt Reyes na naka-duty ng gabing iyon. Ipinahiwatig ng kilos niya na hindi sila lalabas nang walang kasunod na sundalo. Pero kinambatan sila ni Sgt Reyes na para bang ipinagtatabuyan sila na lumabas na, at pumuwesto na ito nang maganda sa upuan. Sabi sa kanya ng boy, "Halika na, okey lang 'yan." At nagpauna pa nga ito.

Sumunod siya. Mailap ang mga mata niya, matindi ang andap ng dibdib. Hindi pa niya naririnig ang ugong ng bus pa-Maynila. Nagbagal siya.

Sa labas ng kampo, naipuwesto na ng boy ang itim na trash bag sa tabi ng iba pa. Hinihintay pa siya nito. Tapos nang matanaw siya, humakbang na pabalik. Huminto nang magsalubong na sila. Nasa bukana na ito ng pinto ng kampo. Nakatambak ang basura may ilang hakbang mula sa gate.

Sakto ang dating ng bus. Mabagal, parang magbababa o kukuha ng pasahero. Kinawayan niya ito at di pa man humihinto, sumakay na siya. Gano'n kasimple. Ni wala siyang naramdamang humabol sa kanya o narinig kaya na sumigaw man lang ng "Hoy!" Parang ni walang nakakita na sumakay siya ng bus.

Nang lapitan siya ng konduktor, nagsabi siya na diyan lang siya sa malapit. Nagreklamo ang konduktor: hindi raw sila nagsasakay ng malapit. Nagtanga-tangahan siya: "Gano'n ba?" Nagpababa na lang siya at mabilis na lumipat ng dyip.

Tapos, lumipat uli ng ibang dyip. Tapos, lumipat uli ng ibang bus. Sa buong buhay niya, hindi pa siya nagdasal ng gano'n kataimtim na sana, malusutan niya ito.

Hindi nagtagal, nasa bahay siya ng kaalyadong umaasa na sa kanyang pagdating. Ilang araw pagkaraan, nasa loob na siya ng takdang grupo na pinag-usapan nang sasalo sa kanya. At hindi magkamayaw ang kanilang pagbubunyi.

"Mabuhay si Ka Roy!"

"Mabuhay ang rebolusyon!"

"Mabuhay ang Bagong Hukbong Bayan!"

Later, nabalitaan nila na nakulong, hindi lang ang boy na kasama niyang naglabas ng basura kundi pati si Sgt Reyes. Kawawang matanda. Paretiro na, nadisgrasya pa. Pero higit na importante, nabalitaan niya ang tunay na pangyayari kay Lito.

"Iniharap siya sa isang pulong ng mga mamamayan. Kinukumbinse ng mga sundalo ang mga tao na ituro sina Ka Jessie. Matagal na nilang hinihinala na nasa tabi-tabi lang si Ka Jessie. Kaso, hindi nila alam ang itsura. Ang alam lang nila, 'yong pangalan. 'Yong ranggo. Si Lito ang dinalang example. Bakit daw hindi pamarisan si Lito, kabata-bata pero may malasakit sa bayan niya, nakikipagtulungan sa gobyerno. Bibigyan daw nila ng puhunan si Lito para sa mga proyektong pangkabuhayan ng pamahalaan. Gagawin din daw nila iyon sa lahat ng makikipagtulungan

sa kanila. Tapos, iyon, harap-harapan, sumigaw si Lito. Hindi raw siya nagtuturo, h'wag silang maniwala. Isinigaw pa ni Lito ang mga pangalan ng mga kasamang pinatay. Siguro, para malaman ng lahat at makarating sa atin. Iyon na. Wala nang nakakita uli kay Lito."

Nang gabing iyon, nakahiga na siya't lahat, tulog na lahat ng kasama, wala pa ring tigil ang balong ng luha niya para kay Lito.

*Lito, naiintindihan mo? All the while na binubugbog kita, gusto kitang yakapin. Gusto kitang daluhan pero wala akong magawa. Bahagi iyon ng pakikibaka, Kasama.*

# IKAWALONG KABANATA

NAKATULALA SI Anna sa harap ng computer. Kanina pa niya sinusubukang gawin sa computer ang kuwento ng kanyang karanasan, pero hindi niya maisusulat ang kanyang karanasan nang hiwalay sa karanasan ng mga taong nakilala niya at minahal. Paano niya ihihiwalay ang sarili kay Nonong at sa ama nito? Paano niya ihihiwalay kay Roy at sa mga magulang nito? Kay Karla at sa kanyang anak?

Hindi niya maihihiwalay sa kaalyado na una nang nahuli sa kanila ni Jinky, na sa matinding takot ay umamin na "may dalawang kasama na padating dito sa bahay namin ngayong madaling-araw." Hindi, hindi niya maihihiwalay kay Jinky na sumuko sa pahirap, nagturo at nagpahamak sa maraming iba pang kasama.

Nakaramdam siya ng matinding ginaw at alam niya na hindi iyon dulot ng panahon kundi ng mga alaala. Dalawampung taon at ni siya ni si Roy ay hindi pa ganap na maka-recover. Kumusta kaya ang iba?

Inabandon ni Anna ang file nang hindi sine-save. Inexit ang pagemaker. Pinindot ang power ng computer at pinatay ang voltage regulator.

Tumayo siya at nagbukas ng mga ilaw tulad ng paulit-ulit niyang ginagawa gabi-gabi. Gabi-gabi sa kalaliman ng gabi, paulit-ulit pa rin

niyang tinitiyak na nakakandado nang mahigpit ang mga pinto, na matigas at solido pa rin ang mga rehas ng mga bintana. Paulit-ulit gabi-gabi, maingat na sinisilip pa rin niya sa kuwarto ang anak nila ni Roy na si Lorena, tinitingnan kung buhay pa, sinisiguro na hindi nadudukot ng masasamang tao. Pinangangatwiranan niya ang sarili sa pagsasabi na uso naman talaga ang dukutan, uso ang kidnapping. Kukunin ang bata at ipatutubos. Kailangang maghanap ang magulang ng sampung milyon, dalawampung milyon sa loob ng isa-dalawang araw. Saan nila kukunin ang gano'ng halaga, ni wala nga sila kahit sampung libo, dalawampung libo!

Madalas, pagtatawanan siya ni Roy at sasabihin na hindi iyon mangyayari sa kanila. Mayayaman lang ang kinikidnap, mga anak lang ng Tsino. Sila na sumasakay lang ng dyip at tricycle? Hindi dudukutin ng pinakagago mang kidnapper ang anak nila!

Pero kadalasan pagkatapos siyang pagtawanan ni Roy, mawawala ang tawa sa bibig nito. At mababasa niya sa mukha nito ang sumbat na, ano ba naman siya, dalawampung taon na, hindi pa siya makalimot. Kahalo ng kirot ng mga alaala.

Magbababa siya ng mata dahil ang tingin niya, nagsasalamin na lang siya sa mukha ni Roy, at nababasa niya sa mukha nito ang lahat ng nababasa niya sa harap ng salamin. Ano ka ba naman. Dalawampung taon na, hindi ka pa makalimot. Kahalo ng kirot ng mga alaala.

Minsa'y naiisip niya na sana, kung may operasyon sa utak at may operasyon sa puso, sana'y may operasyon din na magbubura ng masasakit na alaala sa utak at puso ng tao, magtatanggal sa parte ng utak at puso na sisidlan ng mga gunitang dapat nang kalimutan.

NAGBUNYI LAHAT ng mga kasama sa detention sa matagumpay na pagkakatakas ni Roy. Nagpalakpakan sila, naghiyawan, nag-ingay, kinalampag ng mga kutsara ang mga dingding. Hindi na kailangan pang timpiin ang kanilang pagbubunyi, wala nang mawawala sa kanila. Surely, hindi naman sila puwedeng kasuhan ng "Celebrating an Escape," sabi nga

ni Laura. Pinanood lang sila ng mga sundalo at tatawa-tawa lang ang mga ito pero kinabukasan at hanggang sa sumunod na isang linggo, bawal ang dalaw. Itinaas daw ang red alert sa kampo at, SOP, bawal ang dalaw.

Ipinagkibit-balikat lang nila ito. Small price to pay, sabi nila. Hindi bumaba ang morale ng lahat kahit nagkaubusan ng sigarilyo at pagkain.

Tuwang-tuwa man si Anna na nakatakas si Roy, hindi niya maiwasang makadama ng inggit. Sana, pati siya. Sana, silang dalawa. Sa lahat ng narito, sa kanya na pinakamahirap ang pagkakakulong. Araw-araw, gabi-gabing iniisip pa rin niya ang anak. Hindi lang parang panaginip na laging dumadalaw, kundi parang sinag na permanente nang nakapalibot sa loob at labas ng kanyang ulo.

Pinahanap niya nang pinahanap nang pinahanap si Malaya. Pinahanap sa nanay niya, pinahanap sa mga madre, pinasulat sa mga reporter (may dalawang reporter na nakapagpalabas ng item pero sa loob lang ng mga pahina ng diyaryo. Hindi puwede sa front page, takot lang ng mga editor!) Sinabi pati sa camp commander na minsan-minsan ding nakikipag-usap sa kanila.

"Psywar lang iyon ng mga sundalo, 'yong sabihin sa 'yo na nasa kanila ang anak mo. Pa'no mapupunta sa kanila ang anak mo? Saka hindi nila 'yon p'wedeng itago sa 'yo. Ano 'yon, illegal detention of a very young child? Patay sila ro'n! Matatanggal na sila sa tungkulin, makakasuhan pa sila ng kidnapping!"

Oo nga naman.

Pero pinahanap pa rin niya nang pinahanap nang pinahanap si Malaya to the point na sabi ng nanay niya, minsan daw, parang ayaw na nitong magpunta rito.

"Kasi, naubusan na ako ng sasabihin sa 'yo. Hindi ko na makayang makita ka na umiiyak."

At iiyak na naman siya. Iiyak nang iiyak at yayakapin siya ng nanay niya. "Hamo. May awa ang Diyos," sasabihin nito.

Pero hanggang doon lang. Walang maipangako sa kanya kundi ang malabong awa ng Diyos.

To be sure, gustong tumulong sa kanya ng lahat sa paghahanap kay Malaya. Konek dito, konek doon. Ugnay dito, ugnay doon. Pero siya na rin ang may sabi na hanggang doon lang ang puwede nilang magawa. Nawala nang parang bula si Karla, at patay na ang mga magulang ni Roy. Si Jinky, sabi, wala na rin daw nakakita. Siyempre nang makalaya ito, nagtago na. O baka nangibang-bansa pa nga. Umabot sa kasukdulan ang desperasyon ni Anna nang mabalitaan niya na patay na rin si Jinky. Pinatay ng militar. O ng mga kasama rin. Walang makatiyak, walang umako ng responsibilidad.

At paulit-ulit, sinasabi na lang ni Anna: "Pero siguro, kung na kanino man ang anak ko . . . siguro naman, aalagaan din nilang mabuti. Baby lang naman iyon. Kahit kanino pang anak iyon, dapat . . . mamahalin din nila."

Years later, mababasa niya sa diyaryo ang personal account ng isang kabataan na inampon at inakong parang tunay na anak ng isang heneral. Ang heneral na rin ang nagtapat na ibinigay lang siya rito ng isang sundalo. Baby pa lang siya no'n, meron lang three months old. Sabi raw ng mga sundalo, iniwan siya ng tunay na mga magulang niya sa isang bahay ng mga rebelde. Nang reydin ng mga sundalo ang bahay, wala na ang mga NPA; siya na lang ang nakuha sa duyan.

Pero mayroon daw nakapagsabi sa kanya na ang totoo, dinukot siya ng mga sundalo dahil pag hawak na siya ng militar, mapipilitang lumutang ang mga magulang niya. Hanggang sa lumaki na siya nang lumaki at kalaunan, ginawa nang legal ng heneral ang pag-aampon sa kanya. Anu't anuman, hindi naman niya pinagsisisihan na napunta siya sa kamay ng heneral, pero wish pa rin niya na sana, kahit ngayon, kahit seventeen years later, kung buhay pa ang mga magulang niya, sana, lumutang sila ngayon at magpakilala sa kanya.

Sayang, lalaki 'yong bata. Pero nawi-wish ni Anna na sana, somewhere sa malaking mundong ito, mabasa ng anak niya ang account na iyon at "lumutang" din, sumulat din ng personal account para sa kanya.

Pero seventeen years later na iyon. Meanwhile, nasa kulungan pa siya at paulit-ulit na kinukumbinse ang sarili na na kanino man ang anak niya, siguro nama'y mamahalin nila ang bata.

"Mabait naman ang anak ko, 'Nay! Lagi pa pong nakatawa. Diyos ko, kahit hindi ka kilala, tatawanan ka no'n! Saka ang liit-liit pa, parang nakakaintindi na. Pag sinabi kong 'Anak, h'wag kang maingay, may mga sundalo . . .' hindi na nga po 'yon mag-iingay! Titingin pa 'yon nang paganyan na parang nakikiramdam!"

Parang luka-luka siya na paulit-ulit na kinukumbinse ang sarili:

"Pag sinabi mong . . . 'Ibagsak si Marcos!' . . . hahagikgik 'yon, 'Nay! Para talagang nakakaintindi!"

Masuyong kukunin ng nanay niya ang nakataas na kamao niya at marahang ibababa. Makakabitiw na siya sa pagkukunwari at iibabaw ang damdamin na hindi kailanman humihiwalay sa kanyang puso.

"Ang liit-liit pa ng anak ko, ang husay-husay na! Nanay, hindi ko makakalimutan ang anak ko! Maawa naman sa akin ang Diyos, ibalik niya sa akin ang anak ko! *Nanaaaay*!"

BUONG PANAHON na nakakulong si Anna, ipinakikiusap din ng nanay niya sa lahat na sana, tulungan siyang makalaya. Bukod sa Task Force Detainees, punta rin ito sa camp commander, sa Office for Civil Relations, sa National Defense, at hanggang sa Malacañang mismo. Kadalasang itinuturo lang ito kung saan-saan, nire-refer kung kani-kanino, binibigyan ng sulat, pero kailanma'y hindi hinarap ng pinakamataas kundi ng mga sekretarya lang, deputy o assistant. Sino ba naman ang nanay niya para harapin ni Enrile at ng mga heneral! Nang finally palayain si Anna at dalawang iba pa, ni hindi yata iyon epekto ng pagpapagod ng nanay niya kundi kusang-loob ng judge advocate general. Na-promote raw ang judge advocate at sa katuwaan nito, pumili siya ng tatlong pangalan sa listahan ng mga detenido para irekomendang makalaya na. Balato raw sa kanila, sabi ng judge advocate general. "Recommendation for release on humanitarian grounds."

Malungkot na masaya ang paghihiwa-hiwalay. Kantahan, yakapan. Sinundo siya ng nanay at tatay niya at siya na lang ang nakakaalam na ang feeling niya, hinuhugot siya sa tunay na pamilya niya at inaampon ng isang bagong pamilya!

HIRAP NA hirap siyang mag-adjust sa labas. Sa tinagal-tagal na wala siya sa Maynila, hindi na niya kilala ang siyudad. Hindi na niya alam ang mga sakayan at pupuntahan. Parang hindi niya alam ang gagawin.

Liban sa katiyakan na hahanapin pa rin niya si Malaya. Tumitingin siya sa mukha ng bawat makasalubong at makasakay . . . baka sa kung anong suwerte ay bigla niyang makita si Karla. Pumupunta sa mga palaruan, nag-iikot sa mga mall, namamasyal kahit sa loob ng mga simbahan at sinisilip ang mga nakatungong mukha ng mga babae o hinihintay na mag-angat iyon ng tingin lalo na sa parteng sinasabi ng pari, "Ito ang aking katawan."

Bumabalik siya sa opisina ng mga madre. Nagsusumbong, umiiyak, nangungulit. Wala pa ba kayong balita, Sister? Kahit man lang clue, wala kayo kahit clue, Sister?

Isang araw bawat linggo, nagre-report siya sa Kampo Aguinaldo. Kasama iyon sa usapan: magre-report siya kada linggo sa kanyang parole officer. Konti na lang, hilingin niya sa mga ito na bigyan siya ng permiso na maikot lahat ng detention sa buong Pilipinas. Baka sakaling doon niya matatagpuan si Karla.

Pero pagkaraan ng tatlong ulit na pagpapakita sa kampo, alam niya na hindi na siya makakapanatili rito. Hindi ang Maynila ang lugar para maghanap. Hindi lilipat sa Maynila ang mga kasamang galing sa kanayunan, hindi dito nawala ang kanyang anak.

"Hindi po matatahimik ang loob ko habang hindi ko siya nakikita. 'Nay, 'Tay . . . naiintindihan n'yo po? Kailangan kong malaman kung ano na talaga ang nangyari sa anak ko!"

Simple lang ang salita ng tatay niya. Sa unang pagkakataon, parang naiintindihan siya ng tatay niya: "Saan ka mag-uumpisa?"

PAKIKIPAG-UGNAY. Iyon ang umpisa. Kasama, andito na ako. Gusto kong bumalik. At bumalik sa lalong madaling panahon.

Ilang buwan pagkaraang palayain siya sa detention, bumiyahe siya

palabas ng Maynila, tumuloy sa bahay ng isang kaalyado. Ilang araw pagkaraan, nagkita uli sila ni Roy. Sila lang ni Roy, walang ibang kasama. Yakapan sila nang mahigpit.

Akala niya, dinalaw lang siya ni Roy para bigyan siya ng mga lugar na puwede niyang pag-umpisahan. Mismo si Roy ang nagsabi sa kanya na humingi ito ng leave.

"Sabi ko sa kanila, lalabas muna ako. Sasamahan kita sa paghahanap."

Of course alam ng lahat na ang layon niya, maghanap. Pero hindi niya inaasahan ito.

"Hindi ko alam kung saan tayo mag-uumpisa. Kung mag-isa ka, lalong hindi mo alam. Suntok sa buwan ang gagawin natin, Lei. Parang paghahanap ng karayom sa bunton ng dayami. Hindi natin alam kung makikita pa natin sila . . . o makakabalita man lang tayo kung ano talaga ang nangyari sa kanila. Puwede lang nating subukan."

Touched na touched siya na nag-leave si Roy para sa kanya. Gusto niyang mag-express ng pag-aalala dahil takas lang si Roy, baka wanted pa. Baka mapiktyuran. Pero siyempre, alam na ni Roy iyon. Gayunman, willing itong itaya ang sarili.

Saka hindi niya matatanggihan ang alok. Kailangan niya ng kasama, kahit man lang for moral support.

"Salamat," sabi niya. "Saka Roy . . . Anna na ang itawag mo sa akin."

# IKASIYAM NA KABANATA

SINIMULAN NILA ang mahabang biyahe ng paghahanap.

Naghanap sila nang halos walang direksiyon. Sumakay sila ng tren, sumakay ng bus, sumakay ng bangka, dyip, tricycle. Nag-aalala sila sa simula na baka may makakilala kay Roy pero mukhang hindi na ito hinahanap ng mga sundalo, wala na silang pakialam dito. Maaari rin na hindi na nila makilala si Roy dahil nagbago na ng gupit, nagpatubo na ng bigote, at laging naka-shades. Anu't anuman, sinuwerte silang makarating sa bawat paroroonan nang walang nakakasakay na nakauniporme. Nagbalik sila sa probinsiya ni Roy, natulog sa kung saan-saan, nagpakupkop sa kung kani-kanino.

Una silang napunta sa kura-paroko ng bayang sumasakop sa baryong nilakhan ni Roy. Hindi sila makadiretso sa mismong baryo nila Roy sa pag-aalala na baka manganib doon ang kanilang buhay. Kailangan muna nilang pakiramdaman ang lugar, alamin kung hindi patuloy na binabantayan ng mga sundalo.

"Ano ba talaga ang pangalan ng sinasabi n'yo?" tanong sa kanila ng pari.

"Hindi ho namin alam," matapat na pag-amin ni Anna. "Hindi po kami nagbibigayan ng tunay na pangalan namin."

"Basta po ang pangalan ng tatay ko, Manuel. Manuel Ibanag po. Ang nanay ko po, Francisca. Anchay po ang tawag sa kanya ng mga tao."

"A . . . retrato? Wala ba kayo kahit isang retrato?"

"Wala po, Father."

Hindi malaman ng pari kung matatawa o mapapailing sa mga sagot nila. "Paano n'yo mahahanap ang isang tao na ni walang retrato sen'yo, walang pangalan sen'yo? Buntis siya noon, siyempre, hindi na siya buntis ngayon. Paano n'yo siya mahahanap?"

"'Yon pong anak ko . . . Malaya po ang pangalan niya."

Suntok sa buwan. Pero hindi sila agad sumuko sa paghahanap. Napunta sila sa harap ng mga walang pakialam, na bahagya nang pansinin ang kanilang tanong, o kausapin man sila'y tuloy ang pagsusugal.

"Itatanong mo sa amin no'ng bago pinasok ang de la Reina? E gabi-gabi, pinapasok iyan?" sabay tampal sa kamay ng isang dumampot sa baraha niya. "Hindi sa 'yo 'yan, dampot ka nang dampot! . . ."

"Buntis ho 'yong babae, ang laki-laki na ng tiyan. May dala ho siyang baby."

"Ay, naku, Ineng, nasa baryo ka. Nagkalat dito ang mga babae na ang liit-liit pa ng anak, ang laki-laki na uli ng tiyan! O, kuwadro king, kuwadro king!"

Napunta sila sa tabing-dagat, sa harap ng isang matandang lalaking nagsusulsi ng lambat, na habang kinakausap sila'y unti-unting tumatabing ang galit sa kulubot nang mukha.

"Nalalaman n'yo ba ang panahong sinasabi n'yo? Kinampuhan kami no'n ng mga sundalo. Binalaan na kailangan naming magsilikas dahil sa kinabukasan lang, idedeklara nang free-fire zone ang baryong ito.

"Nalalaman n'yo ba pag sinabing free-fire zone? Mula alas-sais ng hapon hanggang alas-sais ng umaga, libre silang barilin . . . kahit ano'ng makita nilang gumagalaw o marinig nilang kumikibo.

"Alas-sais ng gabi hanggang alas-sais ng umaga ang oras namin para pumalaot. Sa mga gano'ng oras lang nagpapakita ang mga isda.

"Nakipagsapalaran pa rin ang anak ko sapagkat nagugutom na ang kanyang mga anak. Binaril siya ng mga sundalo."

Sa kanilang paghahanap, hindi lang nakikinig si Anna sa sinasabi ng bawat makausap kundi pati sa galaw ng mga mata nila, nagbabakasakaling masilip niya sa mga mata nila ang ligaw na alaala ng buntis na babaing may kargang sanggol.

Pero iba-iba ang nababasa niya sa mga mata: maaaring ang pagkawalang-pakialam, ang dilim ng nakaraan o iritasyon na inilalapit nila sa mga ito ang "napakaliit" na problema sa harap ng malalaking problema nila. Tulad ng babaing bumabagtas sa maputik na pilapil nang nakapingga sa balikat ang dalawang balde ng tubig.

"Kanya-kanya na kaming pagliligtas sa sarili," sabi nito. "Paano pa naman namin mapapansin ang sinasabi n'yong buntis na may dalang sanggol!"

Maaari ring nakakaistorbo sila sa "normal" na galaw ng buhay ng mga ito, sa maliliit na kasiyahan nila, tulad ng mga lalaki na dala ang kanilang mga palay, ay nagkakatuwaang nag-aagawan ng puwesto sa loob ng masikip at mabagal na sasakyang kuliglig.

"Hala, kung buhay pa nga ang babaing hinahanap n'yo, bakit kailangan n'yo pa siyang hanapin? Dapat yata ay kusa na siyang magpakita."

Hinarap sila ng mga tao na ang ilan ay makaibigan at ang ilan ay hindi makasimpatiya sa kanilang problema.

"Tatapatin ko kayo, Misis. Sa dami ng pagmasaker na nangyari sa bayang ito, kokonti lang kaming nakaligtas. Baka hindi kasama 'yong mag-inang sinasabi n'yo."

Sa huli'y nagpunta na rin sila sa mismong baryo nina Roy. Isang lalaki ang nasalubong nila at sapat nang namukhaan nito si Roy para salubungin sila ng buong baryo. Niyakap si Roy ng mga tao: matanda, bata, babae, lalaki, matangkad, pandak. Bawat yakap ay patak ng luha sa dibdib o balikat ni Roy, maging sa kanyang pisngi. Wala yatang tuyong mata ng mga sandaling iyon.

Dinala sila ng mga tao sa bakanteng lupa na dating kinatitirikan ng bahay nina Roy. Tuyot at matalahib ang bukid sa likuran niyon na no'ng unang nakita ni Anna ay namemerde sa hinog na palay. Mainit at masakit sa balat ang dampi ng hangin.

Mabasura ang lupa ng dating bahay. Halos tatlong taon pagkaraan ng pangyayari, may natitira pa ring mangisa-ngisang sunog na kahoy at sunog na yero. Parang sinadyang hindi linisin ng mga tao para magsilbing monumento ng karahasan. Parang ipinaghintay talaga ng mga tao sa isang anak ng bayan na alam nila, malao't madali ay babalik.

Nanariwa ang lahat sa isip ni Roy. Iyak siya nang iyak. Halos maglupasay sa pag-iyak. Halos hindi malaman ng mga tao kung paano siya kokonsolahin.

"Inilibing din namin ang mga magulang at kapatid mo, anak," malumanay na sabi ng isang matandang babae. "Kahit binabalaan kami ng mga sundalo, hindi kami natakot. Kahit halos uling na lang sila, 'nilagay pa rin namin sa kabaong at tinakpan ng mga kumot. Makakatulong ba sa pakiramdam mo, anak . . . na kahit pa'no, sinikap pa rin namin na bigyan ng disenteng libing ang pamilya mo?"

Dinala sila ng mga tao sa libingan. Pinagsama-sama na nila sa iisang puntod ang mga abo ng mga magulang at kapatid ni Roy. Sa iisang kabaong, sabi nila. Marahil ay di-naiwasang kasama rin ang ilang parte ng naabong bahay. At pati na ang kaluluwa nito.

Bumalik sila sa simbahan ng gabing iyon. Binigyan sila ng higaan ng pari, sa loob ng isang kap'rasong silid. Hindi na tinanong ng pari kung mag-asawa ba sila, marahil ay inisip na lang nito na oo, mag-asawa sila. Hindi sila tumanggi ni Roy. Hindi nila itinuwid ang akala ng pari. Gusto rin nilang magtabi, gusto nila pareho ng kasama.

Nahiga sila ni Roy sa iisang higaan at sa dingding sa paanan nila, nakasabit ang krus na may imahe ni Kristo. May maliit na ilaw sa paanan niyon at tanging iyon lang ang liwanag na humihiwa sa dilim. May lagim na dala ang malapad na anino sa likuran ng Kristo. Naisip niya kung parang aninong kakabit din lagi ng Diyos ang paghihirap na dinanas Niya sa lupa. Kilalang-kilala na namin ang paghihirap Mo, gusto niyang sabihin. Nakaharap na rin namin at nakayakap at nakaisang-dibdib. Sa ganito'y hindi kami naging tiwalag sa Iyo kailanman, hindi kami naging tiwalag sa aming bayan. At iniisip niya lahat ito sa porma ng magkahalong sumbat at dasal.

Hindi na niya matandaan kung sino sa kanila ni Roy ang unang umiyak, kung sino ang unang yumakap at umalo kanino. Kung sino ang unang humaplos, ang unang humalik, ang unang naghubad.

Ginawa nila ang unang pagtatalik ng katawan sa harap ng imahe ng Diyos. Hindi na sila nahiya sa Diyos, hindi na sila nahiya sa pari na buong kainosentehang nag-akala na tunay silang mag-asawa. Ginawa nila ang unang pagtatalik at ito ang kulminasyon ng lahat ng pagtatalik ng mga isip at puso nila sa nakaraang tatlong taon; magaspang, marahas, desperado, puno ng hinanakit at galit at pagmamakaawang makapasok at magpalaya sa kaluluwa ng isa't isa.

Pero hindi sapat ang kandado ng madilim na silid, hindi sapat na bantay ang imahe ni Kristo para hindi makapasok ang mga gunita ng pinakamalagim na gabi ng kanilang buhay:

*May sumaksak sa ari niya. Alam niyang hindi ari ng lalaki dahil iba ang tigas, sobra ang tigas. Saka kung ari ng lalaki, dapat, sinampahan siya. Dapat, nabigatan siya. Napaigik siya sa sakit. Walang tigil ang tawanan. Pinagtatawanan ang ari niya. Pinagtatawanan ang buhok ng ari niya. May nagsalsal sa tapat mismo ng kanyang mukha. Ipinahid sa mukha niya ang tamod. "Natikman mo na ba ang ganito? Masarap ba?" . . . "Magsalita ka na kasi! Ang pangalan mo, hindi mo alam? Ang unit mo, hindi mo alam? E pag kinakantot ka, hindi mo alam!"*

*"Putang ina, pare; ang panghe niyan!"*

*"Buhusan mo kasi ng Lysol!"*

Pinipilit niya ang sarili na labasan. Diyos ko, alisin mo sa isip ko ang hindi ko dapat isipin. Tulungan mo ako. Si Roy ito. Mahal ako nito; mahal ko ito. Iba ito, kami ito. Gusto ko ito, pinangarap ko ito. Diyos ko, tulungan mo ako!

*Pinagpasa-pasahan siya na parang bola. Inihagis ng isa, sinuntok ng isa, bumagsak sa kamay ng isa. Sinikmuraan, tinadyakan, itiniwarik, itinuwad, pinagpistahan. Hinubuan, pinitpit ang bayag, kinuryente ang bayag. Natakot siya na madurog ang kanyang bayag at mawalan ng silbi. Tinawag siyang bakla, pinasuntok sa kanya si Lito, birahan mo, lakasan mo, putang*

*ina mo! Ano ka, tumatampal ng lamok? Binugbog niya si Lito at kung hindi siya talaga bakla, bakit niya ginawa iyon? Kasama, bakit mo ginawa iyon? Putang ina mo, Kasama; hindi iyon bahagi ng pakikibaka! H'wag kang magtago sa salitang pakikibaka! Wala kang dangal, wala kang pagkalalaki!*

Pinipilit niya ang sarili na labasan. Diyos ko, tulungan mo ako, alisin mo sa isip ko ang hindi ko dapat isipin. Si Anna ito. Mahal ko ito, mahal ako nito. Iba ito, kami ito. Gusto ko ito, pinangarap ko ito. Diyos ko, tulungan mo ako!

Hindi sila tinulungan ng Diyos. Hindi nila natulungan ang sarili sa unang pagkakataong iyon, gaano man katindi ang desperasyon nila at pagmamakaawa na makapasok at magpalaya sa kaluluwa ng isa't isa.

Sabi nila sa isa't isa, sorry, pasensiya na. Pagod tayo, pahinga ka. Sabi nila sa sarili, marahil, sa huling suma, hindi naman gano'n kahalaga na agad-agad nilang maramdaman sa kanilang mga ari ang tibok ng kanilang puso. Pagod sila, mabigat ang mga basura't bagahe sa kanilang utak. May bukas pa, mahaba pa ang panahon. Sapat na muna ngayon ang matulog nang magkayakap, ang manatiling magkatalik ang kanilang buhay.

Bumalik sila sa kilusan at sa itinakdang araw at lugar, sa harap ng mesa na napapatungan ng mahabang baril at manifesto ng digmaan, tumayo sila ni Roy sa harap ng isang may mataas na ranggo sa kilusan, magkahawak-kamay sa ilalim ng pulang bandila ng pakikibaka.

Mahal ko siya, si Anna. Mahal ko siya, si Roy. Hindi ng pagmamahal na maigting at mapusok, kundi masuyo at banayad. Tulad ng paghahanap ng isang pagod na manlalakbay sa isang mauuwian.

Nagpakasal sila, silang dalawang tao na ang buhay ay pinabigat ng mga kamatayan at pagkawala, dalawang anak ng kanilang panahon na magkasukob sa malagim na mga pahina ng kasaysayan.

# ONCE UPON A FAIRY TALE, O ANG PAG-IIBIGANG MARCOS-US

PAANO BA talaga ipaliliwanag ang simula at kasukdulan ng kanilang panahon? Paano ikukuwento nang hindi ikukuwento rin ang asawahang Marcos-US? Ang walang hanggang pagdidikta ng Amerika sa ating mga naging presidente at walang hanggang pangungurakot sa ating bayan na nagsanhi ng pagkasaid ng ating kabuhayang-pambansa. Oo, ang Amerika at ang mga pinuno nito at lahat ng sinisimbolo nila, na sinamba ng libu-libong Pilipino noon at ngayon.

Bilang pinakamakapangyarihang bansa sa mundo, hawak ng Amerika sa leeg ang mga world lending institution na tulad ng World Bank at International Monetary Fund. Sila ang may pinakamalaking pondo sa mga institusyong ito kaya pagdating sa mahahalagang desisyon, sila rin ang may hawak ng pinakamalaking voting at veto power. Ang kapangyarihang ito ang tila tabak ni Damocles na palaging nakaumang sa ulo ng mga presidente ng mahihirap na bansa, na di-maiwasang mangutang sa mga pandaigdigang bangko para pondohan ang pambili nila ng langis, pampagawa ng mga kalye, tulay, pambili ng eroplano para sa air force, pampatayo ng mga irigasyon at iba pa. At sapagkat kailangan ng Pilipinas ang tulong ng World Bank na hawak nga ng Amerika sa leeg, hindi

katakataka na diktahan tayo ng Amerika. Sa katotohanan, wala namang naging presidente ang Pilipinas na hindi diniktahan ng Amerika kapalit ng suporta nila sa atin . . . o sa eksaktong salita: ng suporta sa kandidatura at pananatili sa pagkapresidente. Nag-umpisa sa relasyong suportahan at kasalang nakabatay sa kanya-kanyang vested interest, kalaunan ay umasim ang relasyong US-Marcos.

Sapagkat kailanman, ang relasyong Amerika-Pilipinas ay hindi tunay na relasyong magkaibigan, kundi relasyon ng malaki sa maliit, ng amo sa "alaga," ng lalaki sa babae sa piyudal na kahulugan nito.

Sa kasamaang-palad ni Marcos, minana niya ang malaking problemang ginawa ng naunang pangulong Diosdado Macapagal. Tinanggal ni Macapagal ang restriction sa paglalabas ng pera ng mga dayuhang nangangapital sa bansa. Ibig sabihin, pumayag si Macapagal kahit gaano karaming dolyar pa ang iuwi nila sa bayang sinilangan. At sapagkat ang pinag-uusapan ay multinational companies na limpak-limpak ang salaping inilalabas ng Pilipinas, lubhang apektado ang laman ng ating kaban. Of course nakasasama ito ng loob, lalo pa at malaking porsiyento ng puhunan ng mga dayuhan ay inuutang lang naman din nila sa ating mga local bank.

Dahil dito, napilitan tayong mangutang nang mangutang hanggang sa umakyat ang utang natin sa six hundred million dollars. Bagamat ang six hundred million dollars na utang natin sa simula ay lumobo na sa twenty-two billion dollars bago napatalsik si Marcos sa pagkapresidente. At ito'y dahil sa walang habas na pag-utang niya para sa mga proyekto na mga crony lang niya ang higit na nakinabang, at dahil na rin sa magarbong pamumuhay ng asawa niyang si Imelda.

Umano'y sinubukan din ni Marcos na baguhin ang kalakarang ginawa ni Macapagal, tapyasan ang paglalabas ng dolyar mula sa Pilipinas dahil sa dolyar nakasandal ang ating ekonomiya—dito sinusukat kung maganda ba o hindi ang ating kabuhayan. Gusto niya raw na sana, sapagkat sa atin tumutubo ang mga foreign investor, ibalik din nila rito ang tubo, o kahit konti nito, sa porma ng dagdag na puhunan para kumita naman tayo uli na makatutulong sa pagbabayad natin sa mga international lending institution.

Naalarma ang mga multinational companies na pag-aari ng Amerika. Marahil sila man ay nagtataka na kung saan dinadala ni Marcos ang pera, o nakakatunog na noon pa man na ninanakaw nito ang salapi ng bayan. Nag-impose ang World Bank ng mga bagong kondisyon sa pagpapautang sa atin: mas malaking tubo. Walang nagawa si Marcos. Tulad ng lahat ng nagungutang, kahit pa nga sa mga local banks o kahit pa sa mga usurero, obligadong sumunod sa mga kondisyong ipinatutupad nila. Kailangang-kailangan pa naman ng Pilipinas na mangutang uli para pondohan ang lumalalang kakulangan sa taunang budget ng gobyerno. Bumagsak ang halaga ng piso. Mula sa dating two pesos per dollar, naging six pesos per dollar. Nahirapang magbayad hindi lang ang gobyerno kundi pati ang mga negosyanteng Pilipino na umaangkat ng imported products. Nanatili sa maliit ang suweldo ng mga manggagawa. Lalong humirap ang buhay. Pumutok ang welga ng mga estudyante at welga ng mga manggagawa at welga ng mga dyip. Naging wild ang PC at Metrocom. Marami ang napatay. Naging makasaysayan ang Mendiola dahil dito inarmalite ang mga estudyante.

Bago pa man sumiklab ang mga kaguluhang ito, itinatag ang Communist Party of the Philippines at ang armadong unit nito: ang New People's Army. To be sure, maraming pumasok sa mga militanteng organisasyon ang hindi nakakaalam na sila pala ay sanga at sangay ng malawak na kampanya sa pagpapabagsak ng gobyerno. Gano'n pa man, sa pamamagitan ng mga group discussion at teach-in, napag-aralan nila ang tunay na ugat ng kahirapan ng mga mamamayan. Na nasisimot ang ating kabang-bayan dahil na rin sa walang habas na pagnanakaw ni Marcos sa dollar reserve ng bansa, na nagsasanhi ng pagbaba ng halaga ng piso kakabit ng pagtaas ng presyo ng mga bilihin, habang nakapako naman sa napakamurang halaga ang suweldo ng mga manggagawa. Katagalan, marami sa kanila ang lumubog sa kanayunan at nag-ipon ng direktang karanasan sa pamamagitan ng pakikimuhay sa mga masasaka at mga minorya. Lumakas ang puwersa ng CPP-NPA at nabalisa nang husto si Marcos, lalo pa't lumalala rin ang giyera sa Mindanao at puspusang pakikipaglaban ng Moro National

Liberation Front na ihiwalay na ang Mindanao sa gobyerno ng Pilipinas, isang pakikipaglaban na suportado ng ilang Islamic countries.

Sinuspindi ni Marcos ang writ of habeas corpus pagkaraang bombahin ang proclamation rally ng Liberal Party sa Plaza Miranda noong 1971, bagamat, years later, puputok ang balita na kagagawan din daw ito ng mga elemento ng gobyerno para may rason sa pagsuspindi sa writ of habeas corpus. Sa harap ng mga batikos ng mga kalaban ni Marcos, binawi rin ang suspensiyon limang buwan pagkaraan.

Nagkaroon ng serye ng pambobomba sa mga pribado at pampublikong gusali. Halos araw-araw, nase-zero ang attendance ng mga eskuwelahan at pagawaan dahil imbis na pumasok sa eskuwela o planta, bumubuhos sa kalye ang mga estudyante at mga manggagawa. Napaparalisa ang negosyo at edukasyon. Kalagitnaan ng 1972, nasabat ng tropa ng gobyerno ang pagdaong ng isang barko ng M/V Karagatan galing China papuntang Palanan, Isabela, lulan ang libu-libong armas at ammunition.

Samantala, patapos na ang parity rights agreement sa pagitan ng Pilipinas at Amerika, isang kasunduan na nagbibigay sa Amerika ng karapatan na minahin at linangin ang likas na yaman ng Pilipinas. Malakas ang oposisyon sa Kongreso ng Pilipinas laban dito, at kung aabutin pa ang Kongreso ng hanggang 1974, puwede nang ituring na patay na ang parity rights. Malulumpo ang Amerika dahil ang Pilipinas ang pinakamalaking pinagkukunan nila ng raw materials.

Ang solusyon, samakatwid, ay patayin ang Kongreso. Pero kailangang patayin ang Kongreso sa paraan na hindi makakapalag ang oposisyon. Kailangan munang ibaba ang martial law at patahimikin ang oposisyon.

Buong pusong sinuportahan ng Amerika ang martial law para buung-buong mapasakamay ni Marcos ang kapangyarihan. Nasa kamay lang ni Marcos ang pag-asa sa renewal ng parity rights agreement.

Nasa martial law ang pag-asa ni Marcos na makapanatili sa pagka-presidente habambuhay. Nakadalawang termino na siya at sa ilalim ng konstitusyon ng Pilipinas, hindi na siya puwedeng kumandidato. Kailangang makansela ang eleksiyon para siya pa rin ang presidente.

Setyembre 21, 1972, ibinaba ni Marcos ang martial law at ipinahuli ang pinakamalalaking kalaban niya na tulad ng dating senador Benigno Aquino at Eugenio Lopez, Jr., anak ng may-ari ng mga negosyong tulad ng Meralco at tv network na ABS-CBN. Kinamkam ng gobyerno—o ni Marcos—ang mga negosyo ng mga Lopez.

Hindi rin niya pinirmahan ang renewal ng parity rights agreement.

Samantala, ongoing ang giyera ng Amerika laban sa Vietnam, na lalong nagbigay ng kahalagahan sa US bases sa Pilipinas. Hindi man ito tandisang nagamit bilang staging point ng mga pambobomba sa Vietnam, nagbigay naman ito ng higit na importansiya bilang base-militar.

Tumatagal ang martial law, dumarami ang kaso ng pagdukot, pang-aabuso at pagpatay na kagagawan ng pamahalaang-Marcos. Samantala, pagkaraang opisyal na matapos ang giyera ng Amerika laban sa Vietnam (opisyal dahil nagkapirmahan na ng peace treaty bagamat nagpatuloy pa rin ang bombahan sa pagitan ng North at South Vietnam), naglabasan naman ang mga kaso ng panggagahasa, torture at massacre na ginawa ng mga tropang US laban sa mga Vietnamese, tulad ng Mai Lai massacre, kung saan pinatay nila lahat ng mamamayan ng isang buong village. Galit na galit ang mga mamamayang Amerikano, at hiyang-hiya ang gobyerno, hindi lang sa pagkatalo nila sa Vietnam, sila na mayaman at makapangyarihang bansa, kundi lalo na sa pagkahubad ng kanilang maskara bilang kampeon ng demokrasya at pinakadakilang tagapagtanggol ng karapatang pantao! Para mapagtakpan ang sarili nilang mga pang-aabuso, tinuligsa naman nila ang pang-aabuso ng ibang rehimen sa iba pang panig ng mundo, kasama na ang rehimeng Marcos.

Kasabay nito, idinikta ng pagkalugi nila sa giyera (ang giyera ay isang malaking negosyo kaya kina-career ng Amerika, pero ibang istorya na iyon) na magbawas sila ngayon ng gastos. Sa harap ng mga batikos ng sariling mamamayan at financial difficulty ng gobyernong Amerika, naobliga silang bawasan ang pangmilitar at iba pang tulong sa mahihirap na bansa. Pero hindi nila aaminin sa mundo na ginawa nila ito dahil naghihirap na sila, na nababawasan na ang kanilang kapangyarihan. Pinalabas nila na magpapa-

utang lang sila kung aayusin ng mga gobyernong humihingi ng tulong ang kanilang human rights record! Ito ang nakitang hakbang ng Amerika para makapagbangong-puri at maibalik ang imahe nila at mahugasan ang kanilang "magandang" pangalan.

Sinakyan ng mga kongresistang puti ang kampanya para mapamahal sa puso ng mga botante, partikular ng mga kongresista sa mga lugar na malaki ang bilang ng botanteng Fil-Americans.

Hindi nga ni-renew ni Marcos ang parity rights agreement. Gumanti ang Amerika: idiniin nila ang human rights violations ni Marcos.

Gumanti si Marcos. Dumistansya siya sa Amerika sa pamamagitan ng pagbubukas ng trade relations sa iba pang bansa sa Asia, partikular sa Japan. Tama rin naman para mabawasan ang dependency ng Pilipinas sa Amerika. Namula sa galit ang Amerika dahil sa lahat ng ayaw nito, 'yong magkasundu-sundo ang Asian countries. Divide and rule, 'ika nga. Mas madaling manipulahin ang divided nations, diktahan ng sarili nilang mga polisiya at panatilihing mababa ang presyo ng kalakal, na in effect ay humahatak din pababa sa suweldo ng mga mamamayan nito. Hindi na nila problema kung maghirap man ang mga mamamayan ng mga third world countries; ang mahalaga ay manatiling mayaman ang Amerika.

Bukod sa mga bansa sa Asia, nakipagkaibigan na rin si Marcos sa Russia at China, dalawang bansa na kalaban ng Amerika—sa panahon na pinag-iisipan na ng Amerika na makipagkasundo sa mga ito para may iba pang mapagtitindahan ng mga negosyong US.

Gumanti ang Amerika. Inengganyo nila ang paglalathala sa *Parade Magazine*, Sunday supplement ng mahigit isandaang pahayagan sa Amerika, ng artikulo ni Eugenio Lopez, Sr. na nag-aakusa kay Marcos ng pangho-hostage sa anak niya na nakakulong pa hanggang sa panahong iyon, para busalan ang bibig ng kanyang pamilya laban sa pangangamkam ng mga Marcos at Romualdez sa kanilang mga negosyo.

Nagkakairitahan na sila nang husto, na umabot sa sukdulan nang magkomento ang dating US Ambassador to the Philippines, si William Sullivan, na ang interes daw ng Pilipinas ay hindi para sa kapakanan ng

buong Asya kundi para sa kanyang sarili lang. Hiningi ng Malacañang sa Amerika na kunin dito ang napaka-undiplomatic na diplomat. Puspusan nang binanatan ng US State Department ang Pilipinas sa kanyang mga human rights violations. Hingi raw tayo nang hingi ng tulong ay masama naman ang record natin. Pero sige, pauutangin pa rin nila tayo, tutulungan pa rin nila tayo, para sa preserbasyon ng kanilang military bases. Tahasan nilang sinabi ito sa isang report na ipinadala ng Washington sa Associated Press.

Nainsulto si Marcos. Sinagot niya ang report bilang pakikialam ng Amerika sa ating internal affairs. At iginiit na lahat ng pakikipag-ugnayan natin sa Amerika, lahat ng bilateral at multilateral agreement na pasukin natin, ay dapat nakabatay sa ating pansariling interes at hindi sa interes ng ibang bansa.

Pinanindigan niya ang kanyang posisyon nang dumating ang panahon ng pagrepaso sa US military bases agreement. Bukod sa pinaigsi niya ang termino nito na originally ay iiral sa loob ng siyamnapu't siyam na taon, sa pagbawi ng kontrol sa malaking bahagi ng dagat at lupang Pilipinas, pagtatalaga ng mga Filipino base commander sa paligid ng mga base-militar, at pagrepaso sa kasunduan tuwing ikalimang taon, ginawa niyang tenant/landlord ang kasunduan at hiningan ng upa ang Amerika imbis na nagbibigay lang ito ng aid. Tama rin naman, liban sa napapayag din siya na ang bayaran ng renta ay nakasalalay sa "best effort" ng Amerika, pay when able.

Sapagkat renta na ang pinag-uusapan, dapat ay wala nang pakialam ang US kung saan man gamitin ni Marcos ang pera. Pero nagpalabas na naman ang Amerika ng mga kondisyon: magbabayad sila kung, at malaking "*kung,*" sila ang masusunod kung saan gagamitin ang pera. Pinalabo nang pinalabo ng Amerika ang salitang renta, hanggang sa mapalitan nila iyon ng salitang "conditional assistance."

Malaking insulto ito hindi lang kay Marcos kundi pati sa sovereignty ng Pilipinas. At sapagkat tinasahan ng US ang pondo para sa puwersang militar ng Pilipinas, humina ang anti-insurgency campaign ng gobyerno. Nanganib na ma-take over ng komunismo ang bansa. Hindi na makalaban

si Marcos dahil hindi lang ang gobyerno niya ang humihina kundi pati ang kanyang kalusugan.

April 7, 1978, idinaos ang eleksiyon para sa Batasang Pambansa. Binuo ng oposisyon ang Laban Party at standard bearer nila si Benigno Aquino Jr., dating mamamahayag at senador na kasalukuyang nakakulong sa Fort Bonifacio, later ay magiging pinakapopular na "idolo" ng bagong panahon. Tulad ng inaasahan, hindi nakakuha ang partido Laban maski man lang isang puwesto sa Metro Manila. Pero gabi ng April 6, eve of the election, ginulo ang buong Maynila ng halos magdamagang noise barrage. At mula sa matagumpay na noise barrage na ito, ipinanganak ang April 6 Movement.

Mayo, 1980, pagkaraang manikip ang dibdib niya at isugod siya sa Heart Center, humingi si Aquino ng pahintulot sa gobyerno na makapagpagamot sa Amerika. Agad naman siyang pinayagan ni Marcos. Pagkaraan ng kanyang operasyon sa puso, nag-report pa si Ninoy kay Marcos at nangakong babalik sa lalong madaling panahon. Sinagot ni Marcos ang sulat niya, at sinabi na "he can take his time and stay in America indefinitely." Nang mag-e-expire na ang tatlong buwan na ibinigay sa kanya, nagsalita si Aquino sa Asia Society sa New York at idineklara ang sarili bilang exile.

Ilang buwan pagkaraang maamyendahan ang military bases agreement, ginulo ang bansa ng maraming panununog na kagagawan ng Light-a-Fire Movement na umano'y pakawala ng rightist movement na binubuo ng mga Pilipinong nakabase sa Amerika, partikular ng Movement for a Free Philippines ni Raul Manglapus, na later ay magiging secretary of foreign affairs ni Cory Aquino, biyuda ni Ninoy Aquino. Sinundan ito ng kabit-kabit na pambobomba naman ng April 6 Movement, na umano'y operasyong Aquino- Psinakis naman.

Pinakamalala sa mga nangyaring pagsabog ang naganap sa Philippine International Convention Center ilang minuto matapos mag-speech ni Marcos sa harap ng may apat na libong delegado ng American Society of Travel Agents. Marami ring ipinahuli si Marcos kaugnay ng pangyayaring ito. Halos pinatay na ng kaguluhan ang tourism industry ng Pilipinas na nagpapasok ng malaking kabuhayan sa bansa. Sa huli, napilitan din si

Marcos na lumapit sa Amerika at humingi ng tulong para masugpo ang lumalaganap na terorismo.

Disyembre, 1980, binisita ng unang ginang Imelda Marcos si Ninoy Aquino sa New York. Humingi ang mga Marcos ng moratorium sa karahasan para bigyang-daan ang lifting ng martial law. May mga bintang na si Imelda rin ang nagbibigay ng suportang-pinansiyal kay Aquino sa Amerika pero walang nakapagpatunay rito. Anu't anuman, natigil ang mga pambobomba, napaghuhuli ang malalaking miyembro ng Light-a-Fire Movement at April 6 Movement.

Samantala, on the home front, nagkakaroon na rin ng disintegrasyon sa ranggo mismo ng puwersang militar, na nag-umpisa pa sapul nang impluwensiyahan ni General Fabian Ver, kababayan at kababata at isa sa closest aides ni Marcos, ang promosyon at assignment ng mga opisyal. Sa balikat ni Ver babagsak ang malaking sisi sa umano'y pagbulusok ng propesyonalismo sa AFP. Nang tanggalin ni Marcos ang martial law noong Enero 1981, nawalan ng trabaho ang kanyang defense minister at martial law administrator na si Juan Ponce Enrile. Napunta lahat ng kapangyarihang-militar kay General Fabian Ver na itinalaga ni Marcos bilang chief-of staff ng AFP. Dating nasa ilalim lang ni Enrile si Ver. Na-bypass din si General Fidel Ramos, isang West Point graduate, na pagkatapos ni Cory Aquino ay siya namang magiging presidente ng Pilipinas. Dito nagsimula ang alliance nina Ramos at Enrile, na bago pa man sumiklab ang People Power Revolution ay sinasabing gumawa na ng mga pagtatangka na pabagsakin si Marcos.

June, 1981, naipanalo ni Marcos ang kanyang pangatlong termino bilang pangulo ng bansa. Hinamon niya sana si Ninoy Aquino na labanan siya sa pagkapresidente pero at the same time naman, isinangkot niya ito sa mga aktibidad ng April 6 Movement at binantaan ng pag-aresto oras na tumapak sa Pilipinas. Si Alejo Santos, dating direktor ng Bureau of Prisons, ang lumaban kay Marcos. Dahil wala namang pangalan si Alejo Santos, nawalan ng ningning ang pagkapanalo ni Marcos.

Ang "in" sa Amerika ng mga panahong iyon ay kritisismo laban kay Marcos, lalo na para sa mga naghahangad ng popularidad at reeleksiyon.

Nang batiin siya ng dating US Vice-President George Bush, ang tanging politiko na bumati sa kanya, agad itong tinuligsa ng mga pahayagan sa Amerika. "Sinungaling si Bush!" sabi, nila. "Nakakasuka!" "Nagmukha siyang luku-luko!" Wala nang naglakas-loob na batiin pa si Marcos. Ang Kongreso, lalo na, ay dominante ng mga kongresistang nakasakay sa karwahe ng sentimyentong anti-Marcos.

Hindi nakapagtataka na pinatawing-tawing ng US Congress ang Extradition Act of 1982, na magiging batayan sana ng pagpapauwi sa mga sikat na tao na nagtago sa Amerika pero may kinakaharap na mga kasong rebelyon sa Pilipinas. Hindi napabalik ni Marcos sina Ninoy Aquino, Jovito Salonga, Steve Psinakis, Eugenio Lopez, Sr., na pawang nilitis na lang in absentia.

Bumalik pa rin si Ninoy Aquino noong Agosto 21, 1983, kahit ni-reject niya ang alok ni Marcos na tumakbo bilang prime minister sa Batasang Pambansa elections na nakatakdang gawin sa 1984. Binaril siya sa Manila International Airport at kasama niyang pinatay ang isang Rolando Galman na umano'y siyang bumaril sa kanya.

Bago ang people power ng 1986, ang libing ni Aquino ang unang pinakamalawak na pagpapamalas ng galit at kapangyarihan ng sambayanan. Nagsilbing sampal sa mukha ni Marcos, dinaluhan ito ng milyun-milyon at tumagal mula umaga hanggang kalaliman ng gabi.

Agad-agad pagkaraang patayin si Aquino, nagpalabas ng statement ang US State Department na kargado sa paratang laban sa mga Marcos. Sinadya man o hindi, brownout sa buong Maynila sa maghapong iyon ng Agosto 21, 1983 kaya halos total news black out, pero kasabay ng paratang na walang ibang magpapapatay kay Aquino kundi si Marcos, malakas din ang bulung-bulungan na na-coma na raw si Marcos. Later na lang matitiyak na nang mga panahong iyon, kagagaling nga lang niya sa isang kidney transplant.

Binuo rin agad-agad ni Marcos ang isang fact-finding commission na pinamumunuan ng Chief Justice of the Supreme Court, si Enrique Fernando. Pero sa harap ng paratang na hawak ng Malacañang ang Supreme Court, pinalitan din ito agad-agad ng Agrava Commission, sa

ilalim ng pamumuno ng retired justice na si Corazon Agrava. Na hindi rin pinaniwalaan ng mga tao. Maaaring isa sa mga nakasira pa sa kredibilidad ni Corazon Agrava ay nang puntahan siya at kantahan ni Imelda sa okasyon ng kanyang kaarawan, habang ongoing ang imbestigasyon. Dalawang magkaibang report ang kinalabasan ng imbestigasyon: ang kay Agrava, pinangalanan si General Luther Custodio, chief ng Aviation Security Command, at anim sa mga tauhan niya bilang responsable sa pagpatay kay Aquino; ang sa majority report, isinangkot sina General Ver, Olivas, Custodio at dalawampu't dalawang iba pa. Hindi nasiyahan ang mga tao; naniniwala sila na lagpas pa kay Ver ang responsibilidad.

December, 1983, naglathala ang *Washington Post* ng artikulo na kumukustiyon sa war medals ni Marcos, na, kakabit siyempre, ay kumukustiyon sa kredibilidad niya.

November, 1985, pinawalang-sala ng Sandiganbayan ang mga bigating nasasakdal sa pagpatay kay Aquino; iyon lang mabababa ang ranggo ang patuluyang nadiin. Binanatan ito ng US State Department. Binanatan din ng malaking bilang ng sambayanang Pilipino. Pero no'ng presidente na si Cory Aquino, bagamat pinawalang-bisa ng Korte Suprema ang acquittal ng mga akusado, hindi siya kailanman nag-utos ng panibagong imbestigasyon. Marahil ay mas mabuti nang manatiling misteryo ang lahat, dahil habang nananatiling misteryo ito ay nananatili ding nakapasan kay Marcos ang sisi.

Kalagitnaan ng 1985, itinodo na ng US ang pressure kay Marcos na agahan ang eleksiyon na nakatakda sana sa taong 1987. Nagpadala pa ang US ng mga kinatawan sa Pilipinas para sulsulan ang business community na gatungan ang masiklab na ngang galit ng taong-bayan, sigehan ang mga rally at ipagpilitan ang isang snap election. Kung gustung-gusto ng taong-bayan na matanggal na sa puwesto si Marcos dahil wala itong idinulot sa atin kundi kahirapan at karahasan, gustung-gusto rin iyon ng Amerika dahil wala nang silbi si Marcos sa kanila. Noon pa man ay pinagmimitingan na sa US ang isang post-Marcos scenario.

Hindi pa man ina-announce ni Marcos ang snap election, pinaghandaan na iyon ng oposisyon. Binuo at pinamunuan ni Salvador (Doy) Laurel ang

UNIDO party. Bago pa man ang national convention ng partido, paulit-ulit nang tinanong ni Laurel si Cory kung interesado ba itong tumakbo bilang presidente. Paulit-ulit din na inassure siya ni Cory na hindi ito interesado. Kaya ikinampanya na ni Laurel ang sarili bilang standard bearer ng UNIDO. Ang ginawa naman ni Chino Roces, street parliamentarian at may-ari ng *Manila Times*, isa sa mga dyaryong ipinasara ni Marcos noong ibaba ang martial law, ipinangalap niya ng isang milyong pirma si Cory Aquino para kumbinsihin ito na labanan si Marcos.

July, 1985, naglathala ang *Village Voice*, isang New York weekly, ng isang exposé tungkol sa milyun-milyong dolyar na ninakaw ni Marcos mula sa kaban ng Pilipinas, ipinuslit sa ibang bansa at itinago sa mga secret bank accounts sa iba't ibang panig ng mundo. Ni-reprint ito ng iba pang babasahin sa Amerika at kalaunan ay ni-reprint ng *Mr and Ms* magazine sa Maynila. Nagkaroon ng pagtatangka sa Batasan na sampahan ng impeachment case si Marcos; one-third ng puwesto rito ay nakuha ng oposisyon sa eleksiyon noong 1984. Hindi nag-prosper ang kaso sa kawalan na rin ng sapat na ebidensiya.

Inaprubahan ng US Congress ang pagbibigay ng 180 million dollars sa Pilipinas bilang military and economic aid, na sa katotohanan ay dapat na *renta* sa kanilang military facilities dito, pero sa kondisyon na magkakaroon ng "maaga, malaya, at malinis na presidential election."

Sumunod si Marcos. Nobyembre, 1985, ipinahayag niya na aagahan na ang eleksiyon at imbis na 1987, gagawin ito sa Pebrero 7, 1986. Bukod sa na-pressure na siya nang husto ng Amerika, marahil ay gusto rin niyang samantalahin ang di-pagkakaisa ng oposisyon. Dalawang araw pagkaraan, ipinahayag ni Cory Aquino sa taong-bayan na narinig niya ang tinig ng Diyos, at sa gabay ng ispiritu ni Ninoy na nagsisilbing inspirasyon niya, tatakbo siya sa pagka-presidente.

Narinig ng Amerika ang desisyon ni Cory. Mabilis na nakipagkita kina Doy at Cory ang dalawang opisyales ng Amerika, sina Richard Holbrook at Philip Kaplan, kung saan nilinaw nila kina Laurel at Cory na hinding-hindi nila susuportahan ang kandidato na mag-a-advocate ng legalisasyon ng

Communist Party at ng pagpapaalis sa US bases sa Pilipinas (napaalis din ang mga base-militar sa panahon ni Cory). Nanginginig pa rin ang Amerika sa usapan nila ni Marcos na rerepasuhin ang agreement sa US bases tuwing ikalimang taon. Lahat ng ginawa nila para pabagsakin si Marcos ay may iisa at tanging layon: na mapanatili rito ang mga base-militar ng Amerika, mapanatili ang kanilang kontrol sa ating "demokrasya."

Malinaw kay Laurel na si Cory ang mas pinapaboran ng Amerika. Sa tingin siguro nila'y mas madali itong manipulahin. Malinaw rin kay Laurel na hindi papayag si Cory na kumandidato bilang bise presidente lang. Inalok na nga siya nito ng portfolio bilang prime minister at nangako na bababa sa puwesto pagkaraan ng dalawang taon. Nagbigay-daan siya sa kandidatura ni Cory at pumayag na tumakbo na lang bilang bise -presidente nito.

Sa Amerika, gumiling nang husto ang makinaryang pro-Aquino na habang namamahala sa paglilikom ng pondo para rito, ay nagpapakadalubhasa rin sa hate campaign laban kay Marcos. Walang humpay na inakusahan nila si Marcos ng human rights violations, plunder at kung anu-ano pa, binisto ang mga sakit nito at pinalabas na nasa bingit na ng kamatayan, kinaladkad pati ang relasyon nito sa starlet na si Dovie Beams kahit pa nangyari iyon maraming taon na ang nakararaan. Maski si Imelda ay hindi nakaligtas sa black propaganda: iniugnay ang pangalan niya sa dating Hollywood actor na si George Hamilton. Kumalat ang mga t-shirt na sa harap ay may mukha ni Marcos at mga salitang "Hindi ka nag-iisa!" at sa likod ay may mukha ni George Hamilton.

Ilan sa mga public relations office na kinuha para sa hate campaign laban kay Marcos ay sinasabing binayaran mismo ng mga politikong Kano, na sakay na sakay sa sentimyentong anti-Marcos para magpabango ng pangalan. Isa sa mga PR outfits na ito, ang Sawyer Miller Group, ang umamin sa kanilang disclosure statement na nakipagmiting ang kanilang senior associate sa CIA at sa senior adviser ni Senador Richard Lugar tungkol sa mga bagay-bagay na may kinalaman kay Aquino. Later, pumunta si Richard Lugar sa Pilipinas bilang "observer" sa presidential snap election.

Sa sipag at tiyaga nila, hindi nagtagal at lalo pang bumulusok ang imahe ni Marcos sa mata ng buong daigdig.

Hindi pa man nagkakabilangan ng boto noong mismong araw ng eleksiyon, Pebrero 7, 1986, nag-aakusa na ang Amerika ng massive fraud and vote-buying laban kay Marcos. Nagkaroon ng "makapigil-hiningang" tagpo ang election drama nang mag-walk out ang tatlumpung tabulator ng election returns na pinamumunuan ni Linda Kapunan, asawa ng air force officer na leader din ng Reform the Armed Forces Movement, si Red Kapunan. Naging headline ito ng *New York Times* kinabukasan din. Agaran silang kinupkop ng Arsobispo ng Maynila, si Jaime Cardinal Sin. Ayon sa isang report, bawat isa sa mga tabulator ay binigyan ni Enrile ng tigbe-beynte mil, samantalang binigyan naman sila ng seguridad ng mga miyembro ng RAM.

Ang frame of mind ng mga tao ay hindi mananalo si Marcos kung hindi mandadaya, at nasa kalagitnaan pa lang ang bilangan ng mga boto, nagpalabas na ng pastoral letter ang simbahang Katoliko na mangyari mang lumabas na nanalo si Marcos, hindi na siya dapat bigyan ng pahintulot na makapamuno pa. Puwedeng sabihin na ang pastoral letter ay isa na ring malinaw na pang-eengganyo sa kaguluhan:

*"We are not going to effect the change that we seek by doing nothing, by sheer apathy. If we do nothing, we would be party to our own destruction as a people."*

Nabuksan na nang husto ang bibig ng tao. Nanawagan si Cory ng civil disobedience. Umigting ang hiyawang "*Marcos, resign!*" Sinakyan nina Enrile at Ramos ang sentimyento ng taong-bayan at inihanda nila ang paglulunsad ng coup d'etat na magpapabagsak sa gobyerno ni Marcos. Ayon sa mga kuwento na lumitaw na lang kalaunan, February 15 nang planuhin ng Reform the Armed Forces Movement sa bahay ng dating Defense Secretary Enrile ang gagawin nilang hakbang. February 17, nagdatingan na sa Kampo Aguinaldo ang puwersa ng Philippine Constabulary at Civilian Home Defense Forces galing Cagayan, ang bayan ni Enrile. Pagkaraa'y pinalutang na ni Enrile ang balita na aarestuhin siya. Agad namang

sumanib sa puwersa niya si General Fidel Ramos. Itinakda ang isang media conference sa alas-sais ng hapon, February 22.

Hapon ng araw na iyon, tinawagan ni Enrile si Cardinal Sin para ibalita dito na hanggang isang oras na lang marahil ang buhay nila ni Ramos. Matter of hours na lang bago sila lusubin ng puwersa ni General Ver.

Ilang minuto lang at nagsasalita na si Cardinal Sin sa Radio Veritas, isang estasyon na pag-aari ng mga pari. Nanawagan siya sa mga mamamayan na suportahan sina Enrile at Ramos. Mabilis na rumesponde ang mga tao. Bago pa man naghatinggabi ay umaapaw na ang tao sa palibot ng Camp Aguinaldo, gumawa ng ubod-kapal na barikada na handang humarang sa mga tangke: mga madre, pari, propesyonal, artists, mga simpleng tsuper at manggagawa, bata at matanda. Hindi naman ito laban lang nina Enrile at Ramos kundi laban ng sambayanang Pilipino.

Samantala, kondenado na nga ng US Senate ang "malawakang pandaraya" ni Marcos sa eleksiyon. Ito'y sa sulsol ng US Secretary of State George Shultz. Malaki talaga ang pinapel ni George Shultz sa pagbagsak ni Marcos. 1984 pa lang, nagdesisyon na ang grupo niya, isang makapangyarihang grupo na di lang gumagawa ng mga polisiya kundi kinabibilangan pa rin ng mga miyembro ng US National Security Council, na dapat "pag-igihin ang pressure kay Marcos bilang paghahawan ng daan tungo sa mapayapang pagsasalin ng kapangyarihan sa susunod na gobyerno." Bago pa man naganap ang mutiny, pinapunta na nila sa Subic ang isang barkong pandigma na aalalay sa puwersa ng mga mutineer.

At sa harap ng pagkaipon ng mga tao sa palibot ng Kampo Aguinaldo, palitang kinumbinse ng Amerika si Marcos na bigyang-daan ang isang transition government, at tinakot na kung hindi ay puputulan ng military and economic aid ang gobyerno nito. Binalaan pa nila si Marcos laban sa paggamit ng puwersa sa taong-bayan, inutusang magsawalang-kibo. Tinakot na gagamitan ng puwersa ng US Marines. Marahil, ang pamosong eksena nina Marcos at Ver na lumabas sa mga telebisyon, kung saan kinukumbinse ni Ver si Marcos na gumamit na ng dahas, habang pinaninindigan ni Marcos

na i-disperse ang mga tao sa mapayapang paraan, ay puwedeng ituring na pinakadramatikong sandali ng kawalang-kaya niya sa harap ng Amerika at ng taong-bayan. Ano pa nga ba ang laban niya kung iniwan na siya ng sarili niyang puwersang-militar?

Sa alay na mga bulaklak at panalangin, kinaibigan ng mga madre ang mga sundalong may dalang tangke na hindi naman talaga makapagpapaputok sapagkat walang utos mula sa kanilang komander na walang utos mula sa kanilang commander-in-chief, na walang iba kundi si Marcos. Naagaw ang state-run television network, pinatayan ng coverage ang panunumpa ni Marcos sa Malacañang bilang muling pangulo ng Pilipinas, at dinala sa loob ng lahat ng tahanan ang eksena naman ng panunumpa ni Aquino bilang bagong pangulo.

Umagang-umaga ng Pebrero 25, tinawagan ni Marcos si Enrile para paki-contact si Stephen Bosworth, US Ambassador to the Philippines, na bigyan siya ng security palabas ng palasyo. Marahil ay hindi na rin niya malaman kung kanino tatakbo at hihingi ng tulong. Nang kunin ng mga helicopter na padala ng Amerika ang pamilya ni Marcos, ni hindi alam ni Marcos na sa Amerika na pala ang punta nila. Tinawagan pa ni Ambassador Bosworth si Cory para i-relay ang request ni Marcos na makapanatili sa Paoay kahit dalawang araw pa. Pero hindi pumayag si Cory; baka kasi makapag-regroup pa ng puwersa niya si Marcos.

Nang finally lumipad ang pamilya Marcos palabas ng bansa, napalundag sa tuwa si Ramos sa harap ng mga TV camera. Nagbunyi ang mga mamamayan. Dinumog ng mga tao ang Malacañang at winasak ang mga dokumento at mga retrato at nawala ang maraming mahahalagang bagay. Sigawan. Palakpakan. Tugtugan. Sayawan. Fireworks! Isang malaking pagdiriwang, walang pangalawang selebrasyon. Bumagsak na si Marcos. Hangang-hanga sa atin ang buong mundo.

Ang Pilipino, sa kabila ng kanyang mga pinagdadaanan, ay patuloy na lumilikha ng magigiting na sandali sa pagsusulong ng sariling kinabukasan.

# IKASAMPUNG KABANATA

SILANG MGA anak ng mga dating aktibista, paminsan-minsan lang sila may magulang, paminsan-minsan lang may tahanan. Sa mas maraming pagkakataon, boarder sila sa tahanan ng isang kamag-anak o kasama, kasalo sa pagkain pero malinaw na nakikikain, minamahal pero hindi sapat, nakatira pero tagalabas.

Dinala ni Lorena sa puso niya ang feeling na "tagalabas" at walang tunay na sense of belonging. Kahit sa paminsan-minsang kinukuha siya ni Anna (mostly ni Anna dahil hiwalay daw ang area ng trabaho nito at ng ama niyang si Roy, hanggang sa lumaki siya na halos hindi matandaan ang itsura ng ama), dala niya ang pangamba na pansamantala lang iyon, malao't madali ay ibabalik siya sa bahay ng lolo niya, o kay Mommy Daisy na iniiwan lang naman siya sa katulong dahil laging wala sa bahay. Maaari ring kay Tita Marita na malaki nga ang bahay, kasama naman niya sina Nognog at Junjun na mga anak nito, parehong salbahe at kadalasang binu-bully siya, hinahatak ang kanyang tirintas o idinodrowing siya sa dingding at pinangangalanang Bangenge, duling daw at malalaki, sala-salabat ang ngipin.

Napag-aralan na niyang huwag umiyak sa tuwing ihahatid siya ng nanay niya sa bahay ng iba. Lalo't ipinakikita nito sa kanya na mabigat din sa loob

nito ang ginagawa. Panay nga ang paliwanag sa kanya, panay ang pangako ng pagbabalik, at panay rin ang bilin sa pag-iiwanan sa kanya na huwag siyang pababayaan. Minsan nga sa tingin niya, naiirita na ang kausap nito sa dami ng bilin.

Saka ayaw niya ng drama. Tatagal lang ang usapan, sa paghihiwalay rin mauuwi. Saka magdadrama pa sila, baka hindi pa niya mapigilan ang sarili na manumbat. Ano ba ang kaibhan ng bahay na pinagdadalhan sa kanya sa bahay na tinitirhan ng nanay niya? Sasabihin ng nanay niya, may trabaho ito; pero di ba may trabaho rin naman ang ibang tao? Mukhang sa lahat ng pakita ng lungkot at iyak ng nanay niya sa tuwing maghihiwalay sila, baka ang totoo'y lumuluwag ang loob nito pag wala na siya. Baka nabibigatan lang ito sa kanya, baka abala lang siya sa buhay nito.

Kaya hindi na lang siya tumitingin sa ina at pag hinahalikan na siya nito, inilalayo niya ang mukha para hindi kumapit sa pisngi niya ang luha sa pisngi nito. Kung magagawa nga lang niyang ilayo pati tenga niya para h'wag nang marinig ang paulit-ulit na bilin na magpapakabait siya, h'wag siyang lalabas, h'wag siyang malulungkot.

To be sure, hindi lang siya ang anak ng kasama na iniiwan kung saan-saan. Mismo sa bahay ng lola niya, nakasama niya ang magkakapatid na Bobit, Pogpog at Nini, mga galisin, pare-parehong bata sa kanya. Sa sala lang tabi-tabing natutulog ang magkakapatid dahil wala nang ibang lugar sa bahay.

Isang gabi, hindi pa siya inaantok, bumaba siya para magmuni-muni. Gusto sana niyang lumabas ng bahay pero natatakot siya. Baka may kumuha sa kanya, baka mapagalitan siya ng lola niya. Naupo na lang siya sa tabi ng bintana yakap ang manika niya na dala-dala niya kahit saan. Gusto sana niyang makita ang langit pero mula rito'y kapiraso lang ng langit ang puwedeng matanaw. Halos walang makita kundi ang hilera ng mga bahay sa tapat at paisa-isang tricycle na dumadaan.

Natatandaan niya, nakaramdam siya noon ng disappointment na hindi niya makita ang langit. Ewan naman niya kung bakit nalulungkot siya na hindi niya matanaw ang langit samantalang lagi naman iyong ando'n, nakikita niya kahit saan siya makarating, kahit sa araw man o gabi.

Tapos, nang tumingin siya sa magkakapatid, nakita niya na puro pa rin sila gising. Nakatagilid si Nini at pumikit-dumilat, sinusundut-sundot naman ni Pogpog ang sarili nitong mga kuko at inaalisan ng dumi. Nakamata sa kanya si Bobit na parang gustong magtanong. Gusto kayang itanong ni Bobit sa kanya kung kelan sila kukunin ng mommy nila, tulad ng tanong nito sa lola niya kanina?

Madidikit sa isip niya ang dami ng galis ng magkakapatid at pati na ang lungkot sa kanilang mga mukha. Si Nini, hanggang sa ulo ang galis. Si Pogpog, punung-puno ang braso. Awang-awa siya at gusto niyang lapitan ang mga ito, mahiga sa tabi nila at kuwentuhan sila ng masaya. Gusto niyang sabihin, "Siyempre, kukunin din kayo ng mommy n'yo. Ako nga, hindi na ako nagtatanong dahil minsan naman, bigla na lang akong kinukuha ng nanay ko. Mahirap ngang maghintay pero pagka naman kinuha ka, sorpresa!"

Hindi niya ginawa. Wawalong taon lang naman siya, paano naman iyon gagawin ng isang walong taon! Ang ginawa niya, umakyat na lang siya uli. Pero huminto sa tapat ng kuwarto ng lola at lolo niya. Parang gusto niyang gisingin ang lola niya at sabihin dito na puntahan naman ang magkakapatid, kausapin naman, kuwentuhan naman ng masaya. Gusto rin niyang gisingin ang katulong na si Ate Rose na kasama niyang natutulog sa kuwarto at hilingin dito na isama na nila sa kuwarto ang magkakapatid. Pero kanina pa man, nagpakita na ng pandidiri si Ate Rose sa dami ng galis ng mga ito.

Years later, pag sumasagi sa isip ni Lorena sina Pogpog, Bobit, at Nini, parang gusto pa rin niyang yakapin ang tatlong bata at kuwentuhan ng masaya. Tulad din na sa edad disisiyete, minsan-minsa'y gusto niyang yakapin at aluin ang batang si Lorena na parang ito at siya ay dalawang tao imbis na iisa!

Minsan, nakasama rin ni Lorena si Eman na anak din ng mga "kasama." Pareho niyang palipat-lipat ng bahay at eskuwelahan, pareho rin niyang umiiwas gumawa ng kaibigan sa pangamba na isang araw na lang, walang kaabug-abog na huhugutin sila sa kinalalagyan para dalhin na naman sa ibang lugar. Na-miss niya si Eman nang magkahiwalay sila, pero kinumbinse

niya ang sarili na tulad ng nanay niya, magkikita at magkikita silang muli. Sa lahat ng kapwa batang nakilala niya, si Eman lang ang ipinanalangin niya na muling makasama.

Malinaw na malinaw pa sa isip niya ang una nilang pag-uusap ni Eman. Bagong dating lang siya sa bahay ni Tita Chona. Hindi nila kamag-anak si Tita Chona, pero lahat ng kumupkop sa kanila ay tinatawag nilang Tita o Tito. Nakaupo siya noon sa labas ng bahay, nagtatago sa dilim at di-pansin ang pag-ikot ng mga lamok sa kanyang binti, yakap ang manika na dala niya saanman siya pumunta.

Naupo si Eman malapit sa kanya, itiniklop ang paa sa harapan sa posisyon ng isang nagyoyoga, umiimbay-imbay ang katawan. Naisip niya agad na gustong makipag-usap sa kanya ni Eman pero marahil ay nahihiya. Pero nagsalita rin bandang huli:

"Lorena pala pangalan mo?"

Sumulyap siya kay Eman at tumango.

"Ako, Eman. Emmanuel. Alam mo ba kung saan kuha ang mga pangalan natin?"

Parang tangang napakurap siya. Hindi niya alam, hindi niya naisip itanong sa nanay niya kahit kailan.

"Sabi ni Tita Chona, ikaw raw, kay Lorena Barros. Ako, kay Emmanuel Lacaba. Pareho raw 'yong makata. Parehong makabayan. Sumama silang pareho sa rebolusyon. Pero pareho ring pinatay ng mga sundalo."

Padramatikong saglit na pinigil niya ang sariling hininga. Ugali na niyang pigilin ang hininga pag nagugulat. May sumigid na pagmamalaki sa puso niya, pagmamalaki na may pinagkunan ang pangalan niya.

Suddenly, interesado siya kung sino kaya ang Lorena Barros na ito na makata at makabayan. Magaganda kaya ang kanyang mga tula? Maganda kaya siya? Magkamukha kaya sila?

Nakaramdam siya noon ng konek kay Lorena Barros, at sabi ni Eman, nakakaramdam din daw ito ng konek kay Emmanuel Lacaba. Kuwento pa sa kanya ni Eman, iniyakan daw nito si Emmanuel Lacaba nang ikuwento ni Tita Chona na binaril ito nang malapitan. "Nasugatan na raw sa

engkuwentro tapos, nang mahuli ng mga sundalo, binaril pa raw sa pagitan ng mata. Sobra naman silang ang lulupit!"

Inalo niya si Eman, hinimas-himas pa sa likod nang umiyak na nga ito. Kinabukasan, ang aga-aga niyang gumising para itanong kay Tita Chona kung paano naman namatay si Lorena Barros. Sabi ni Tita Chona, napakabayani raw ni Lorena. Miyembro raw ito ng isang unit at no'ng partikular na gabing iyon, ito ang bantay sa bahay ng mga kasama. Kanya-kanya raw silang toka sa pagbabantay para pag may dumating na kalaban, hindi sila pare-parehong mahuhuli nang tulog. Kaso, nasa labas daw ng bahay si Lorena. Nang matanaw niya ang grupo ng mga sundalong paparating, alam niyang wala nang panahon para bumalik sa bahay at gisingin ang lahat. Ang ginawa ni Lorena, nagpaputok na siya agad, para maantala ang paglapit ng mga sundalo at para rin magising ang mga kasama at makatakas sa daan sa likuran ng bahay. Mag-isang nakipagpalitan ng putok si Lorena. Kuwento nga raw ng isang sundalo sa isang kasamang nakakulong, kitang-kita raw niya nang tamaan si Lorena sa pagitan ng mga mata. Nalaglag pa nga raw ang salamin nito, nabitawan ang baril. May anting-anting yata ang babaing iyon, sabi pa nga raw ng sundalo. Ang tagal bago siya bumagsak.

Tulad ng nangyari sa iba pa, idinisplay din ang bangkay ni Lorena sa plasa para huwag pamarisan.

Ikinuwento ni Lorena kay Eman ang kuwento ni Lorena Barros. Siya naman ang iyak nang iyak. Siya naman ang inalo ni Eman at hinaplos sa likod. Years later pag binabalikan niya ang eksena nilang ito ni Eman, itinatanong niya sa sarili kung ang iniiyakan nga ba nila ay ang mga taong pinagkunan ng kanilang pangalan . . . o ang kanilang mga sarili!

NAPANOOD NI Lorena sa tv ang kaguluhan na nagsimula noong Pebrero 22 at natapos tatlong araw pagkaraan. Sampung taon siya noon.

Pero wala 'yong kahulugan sa kanya. Ni hindi niya inisip na iyon ang okasyon na magpapabalik sa mga magulang nila ni Eman at magiging simula ng pagbabago ng kanilang buhay.

Sunud-sunod na pinakawalan ni Cory Aquino ang mga political detainees, pati na ang malalaking pangalan na ang pagkahuli ay ipinamayagpag ng administrasyon ni Marcos: Jose Maria Sison, Kumander Dante, Nemesio Prudente, Boy Morales. Marami sa kilusan ang "nag-legal," at sa unang pagkakataon sa mahabang panahon, dumating ang tatay ni Lorena.

"Ikaw ba ang anak ko? Ikaw ba talaga ang anak ko?"

Tuwang-tuwa pero umaagos ang luha ng tatay niya. Binuhat siya nito at napahiya pa siya na ang laki-laki na niya, kinakarga pa siya. At ng lalaking ito pa naman na naturingan ngang tatay niya ay halos hindi naman niya kilala. Parang gusto niyang sabihin, "Ibaba n'yo po ako. Teka po, ibaba n'yo po ako!"

"Ako ang tatay mo! Ako ang asawa ng nanay mo!"

Hanggang sa magdamag na iyon hanggang sa mga sumunod na araw pa nga, magising-makatulog siya ay hindi niya maubos-maisip na dumating ang tatay niya, na totoo palang may tatay siya! Sa tagal ng di nila pagkikita, minsan-minsan, sumasagi sa isip niya na baka patay na ito at pinagtatakpan lang sa kanya ng nanay niya. Pero pag kinukuwentuhan siya ng nanay niya tungkol dito, o binibigyan siya ng laruan na sabi ng nanay niya ay padala nito, nabubuhay ang pag-asa niya at nakakaramdam siya ng masyadong pananabik na makita itong muli. Pero ngayong andito na ito, niyakap pa nga siya at kinarga, bakit wala siyang maramdamang gulat o tuwa? Parang hindi totoo. O baka naman sa gulat niya, hindi na niya nakuhang magulat? For a long time, isang parte ng isip ni Lorena ang nag-alala na baka hindi ito ang totoong tatay niya, na baka nag-asawa lang ng iba ang nanay niya at pinalalabas ngayon na iyon ang tatay niya.

Sabagay, Roy nga raw ang pangalan ng lalaki. Siguro naman, hindi basta makakahanap ang nanay niya ng isang lalaki na Roy rin ang pangalan?

Nasa bahay siya noon ng lola niya. Matagal-tagal na rin siyang doon nakatira. Doon natulog ang nanay at tatay niya. Itinabi pa nga siya sa higaan at hindi siya nakatanggi.

Sa sumunod na araw at mga sumunod na araw pa, inasahan niya na bigla na lang magpapaalam ang tatay niya at pati nanay niya. Tulad ng

dating gawi. Iyon ang dahilan kaya hindi siya masyadong nakipag-close, hindi lumalapit kung hindi tawagin, pinipigil ang sariling kagustuhan na kumandong at maglambing. Ayaw niyang mangyari na pagkatapos ng lahat, malulungkot na naman siya at hahanap-hanapin ang mga ito.

Isang araw pagkaraan ng halos dalawang linggo, umalis nga ang nanay niya at akala niya, hindi na ito babalik. Maghapon niyang kinukumbinse ang sarili na kahit naman di na ito bumalik, wala 'yong kuwenta sa kanya. Sanay na siya, wala nang bago do'n. Hindi na niya iyon dapat isipin.

Pero bumalik ang nanay niya kinagabihan. May trabaho na raw ito! Sa isang NGO daw. Hindi naman niya alam at that point kung anong kompanya 'yong NGO.

Tapos isang araw, umalis din ang tatay niya pero bumalik din kinagabihan. Tapos isang araw, umalis at hindi bumalik kinagabihan. Sabi na nga ba niya, aalis at aalis din sila! Tama talaga na hindi siya nakipag-close sa mga ito. Kinonggratulate niya ang sarili sa kanyang tamang desisyon.

Pero pagkaraan ng ilang araw, bumalik ang tatay niya. Kalaunan, lumipat sila ng bahay. Nagkaroon siya ng sariling kuwarto.

At minsan, isang gabi, ginising siya ng sigaw ng tatay niya mula sa kabilang kuwarto. Ninerbiyos siya sa malagim na sigaw na parang nanggagaling sa balon. Na sinundan ng natatarantang tinig ng nanay niya. "Roy! Roy!" Tapos, narinig niya, sabi ng tatay niya, "Sundalo! Sundalo!" Kinabahan siya na baka may mga sundalong nakapasok sa bahay nila, baka hinuhuli ang tatay niya. Gusto niyang lumabas ng kuwarto at daluhan ang tatay niya pero natatakot siya. Tukop ang dibdib na nakiramdam siyang mabuti, hanggang sa ma-realize niya na nananaginip lang ang tatay niya.

Nagkalakas-loob din siyang lumabas ng kuwarto. Maingat, halos walang kaluskos. Buong ingat din at walang tunog na pinihit niya ang seradura ng pinto ng kuwarto ng kanyang mga magulang. Gusto sana niyang lumapit, yakapin ang tatay niya, haplusin ang likod nito at aluin, sabihing, "Tatay, walang sundalo. Wala pong sundalo, Tatay." Pero nakita niya, yakap-yakap na ito ng nanay niya, ang nanay na niya ang nagsasabi ng gusto niyang sabihin. "Walang sundalo, Roy. Walang sundalo." At damang-dama niya na wala

siyang lugar sa sagradong mga sandaling iyon sa pagitan ng nanay at tatay niya. Pang-kanila lang iyon. Makakaabala lang siya. Feeling niya, tulad sa lahat ng tinirhan niya sa lahat ng panahon, nakatira lang siya pero hindi belong.

Tapos isang araw, may mga dumating sa bahay nila. Isa sa mga lalaki ang ipinakilala sa kanya ng tatay niya:

"Tatay ni Eman."

Si Eman! Huminto ang tibok ng puso niya. Si Eman. Sumaksak sa isip niya ang gabi, two years ago, na nag-iyakan sila ni Eman; iniyakan ang kapalaran ng dalawang taong pinagkuhanan ng kanilang mga pangalan. Biglang-bigla ang excitement niya, ang hangarin na makitang muli si Eman. Kung andito sa bahay nila ang tatay ni Eman, samakatuwid ay ang lapit-lapit na niyang makita uli si Eman! Si Eman na kaisa-isang naging kaibigan niya sa kanyang buong buhay!

Halos hindi niya malaman ang gagawin nang sabihin pa ng tatay niya:

"Natatandaan mo si Eman? Nagkasama raw kayo no'n sa bahay ng Tita Chona mo. Ka Abe, isama mo ngang minsan dito si Eman . . . para magkita naman ang mga bata."

NAGKITA NGA sila uli ni Eman. Pero hindi dahil dinala ni Tito Abe sa kanila si Eman, kundi dahil nagpunta sila sa isang pagtitipon ng mga dating detenido. Kanya-kanyang dala ng anak, kanya-kanyang bitbit ng pagkain ang mga nagpunta. May programa ng mga makabayang tula at awitin, may konting pag-alala at pagbibigay-parangal sa mga namatay, at pagkaraan ay kuwentuhan na at usapan tungkol sa kalagayan ng bansa. Naa-out-of-place ang mga bata.

Umpisa pa man ay hinahanap na ng mga mata niya si Eman. Nang finally maispatan niya ito, kumabog nang husto ang kanyang dibdib. Siya na kaya 'yon? Gusto niyang lapitan ito pero baka nagkakamali siya, baka mapahiya siya. Siya na kaya 'yon?

Tumingin sa kanya si Eman. Ngumiti. Iyon lang, ngumiti lang. Hindi nangyaring as if kumabog din ang dibdib nito. Parang napatingin lang dahil nakatingin siya, ngumiti lang dahil iyon ang maginoong gawin.

Nag-ninety-nine percent ang katiyakan niya na si Eman na nga iyon. Pero lumungkot din siya nang husto. Hindi naman pala nasasabik sa kanya si Eman.

Pero nang abala na ang lahat sa pagkain at pakikipagbatian, nang pumila na ang tatay niya para ikuha siya ng pagkain at maiwan siyang mag-isang nakaupo sa paikot, konkretong upuan na may mga tanim na bulaklak, lumapit at naupo si Eman sa kanyang tabi. Itinuon nito ang dalawang palad sa pagitan ng dalawang hita at, tulad din ng una nilang pagkikilala, bagamat hindi ito nag-yoga position ngayon kundi nanatiling nakabitin ang mga paa, umiimbay-imbay ang katawan nito. Parang gustong makipag-usap ay nahihiya namang magsalita. Tulad din noon.

Finally nagsalita na rin si Eman:

"Ako si Eman."

Parang haplos sa buhok niya ang pakilala. Masuyong dampi ng palad sa kanyang likod.

"Hindi ba, ikaw si Lorie? Natatandaan mo ako? Natatandaan mo, pinagkukuwentuhan natin kung kanino kuha ang mga pangalan natin?"

Ewan, pero gusto niyang umiyak. Lagi namang minsan, kung kailan pa walang malaking dahilan, saka niya gustong umiyak. Para siyang sira!

Pero may katwiran namang mag-init ang mga mata niya. Dahil sa wakas, sa maikling mga salitang iyon ni Eman, natiyak niya na natatandaan nito lahat ng natatandaan niya. Hindi, hindi rin siya nito nakalimutan after all!

# IKALABING-ISANG KABANATA

"INIAALAY PO namin ang misang ito, Panginoon, para sa paghihilom ng mga sugat sa aming puso," simulang panalangin ni Father Ding.

Maliit na chapel lang ang pinagdarausan ng misa, nasa loob ng compound ng kongregasyon nina Sister Lourdes kung saan ang isang malaking kuwarto ay ipinaubaya na rin bilang opisina ng non-government organization na tumututok sa kaso ng mga biktima ng martial law. Ang misa, sa katotohanan, ay alay sa opisyal na pagsasampa ng kaso laban kay Marcos. Nalikom na ang ilang mahahalagang testimonya; ipa-file na iyon ng mga abogado sa Amerika. Kung bakit sa Amerika, hindi alam ni Lorie. Siguro'y dahil doon daw nakaligpit ang mga tagong yaman ni Marcos. Anu't anuman, hinihiling ng mga abogadong Amerikano na magpapunta ang mga claimants ng ilang kinatawan sa Hawaii para pormal na manumpa sa korte. Posible rin silang humarap sa isang press conference para sa isang media coverage. Iniisip ni Lorie kung mapapabilang kaya sa ipadadala ang nanay o tatay niya, o nanay at tatay niya.

So what naman, sabi niya sarili. Ngayon pa ba siya matatakot maiwan, ang laki-laki na niya! Sa totoo, welcome sa kanya ang ideya na, kahit minsan,

kahit sa loob lang ng ilang araw, maghiwalay silang muli ng mga magulang. Lalo na ng nanay niya.

"Nawa, Panginoon, ay magawa naming magpatawad sa mga nagpahirap sa amin at sa aming mga mahal, sa mga yumurak sa aming dangal at pagkatao. Patawarin mo rin kami sa mga sarili naming karahasan, at pangalagaan mo kami na h'wag nang maulit ang mga pangyayaring nagsanhi ng pagdanak ng dugo sa lupang aming tinutuntungan . . . sa lupang ito na sagrado sa aming lahat."

Of course alam niya na bago nagkapangasawahan ang tatay at nanay niya, pareho silang nahuli at pinahirapan ng mga sundalo. Of course alam niya na ang buong pamilya ng tatay niya, pinatay at sinunog ng mga sundalo. Malungkot at nakikiramay siya, pero hindi pa rin niya maintindihan kung bakit kailangan niyang pasanin din ang consequences ng masasamang karanasan nila.

Tulad ng mga bangungot na di pa rin tumitigil sa pagdalaw sa tatay niya sa kalaliman ng gabi. Ilang beses na bang nangyari? Of course hindi naman gabi-gabi pero para sa kanya ay madalas pa rin. Mga gabing gigisingin siya ng gisingan sa kuwarto ng mga magulang niya: "Roy! Roy!" Mga hikbi na may anasan ng masusuyong mga salita. "Walang sundalo, Roy . . . nananaginip ka lang." O minsan, ang tatay naman niya ang naririnig niyang gumigising sa nanay niya: "Anna! Anna!" Na susundan naman ng panaghoy ng nanay niya. "Maawa sila sa anak ko! Maawa naman sila, Roy!" At alam niya na hindi siya ang anak na ipanananaghoy ng nanay niya kundi iyong unang anak nito na nawala sa kasagsagan ng militarisasyon sa baryo ng kanyang ama.

Alam niya iyon. Kung kani-kanino na niya narinig ang kuwento. Pira-pirasong mga kuwento na bumuo rin sa kuwento ng unang asawa ng nanay niya.

Nai-imagine niya na nagyayakap nang mahigpit ang nanay at tatay niya, isang mahigpit na pagyayakap na pang-kanila lang, hindi puwedeng baklasin ng sinuman para sumiksik sa pagitan ng mga ito.

WALA NANG puwedeng sumisi sa kanya na, sa buong panahong ito, pakiramdam niya'y incidental lang siya, o accidental lang, sa buhay ng kanyang mga magulang. Walang tunay na *sense of belonging.*

Minabuti niyang magsusi ng pinto ng kuwarto niya. Minabuti niya na ilagay lang din ang mga magulang niya sa gilid ng sarili niyang buhay. Incidental, accidental. After all, napapraning siya pag isa sa dalawang ito ang napapraning at nagpapalakad-lakad sa kalaliman ng gabi para tsekin kung nakakandado nang mahigpit ang mga pinto, kung nakasara ba nang husto ang mga bintana, kung nananatili ba talagang matibay ang mga rehas nito. Nabubuwisit siya dahil may rehas na, bakit kailangan pang isara ang mga salamin? Mainit. Walang pumapasok na hangin. Katwiran ng nanay niya, wala namang natutulog sa sala.

Kung ang nanay niya ang nagsara ng pinto, ang tatay niya ang babangon para tsekin pa uli iyon. Kung ang tatay niya ang nagsara, ang nanay niya ang magtsetsek. Kung siya, magtsetsek ang nanay niya at maya-maya, ang tatay naman niya ang magtsetsek. Patay na ang ilaw at lahat, may babangon pa para tiyakin ang mga bintana at pinto. Nakakaloka! Minsan tuloy, gusto na niyang sigawan ang dalawa. Ano ba kayo! Magsitulog na kayo, utang na loob! Ano ba kayo?

"Gano'n din ba ang tatay mo?" minsan tuloy, di na niya napigilang itanong kay Eman "Ang nanay mo, gano'n din ba?"

Natawa si Eman sa tanong niya. "Hindi naman. Normal naman sila."

Tapos, sumeryoso si Eman at sabi sa kanya, hindi naman daw kasi dinanas ng mga magulang nito ang dinanas ng mga magulang niya.

"A, siguro, kaya sila nagkapangasawahan. Misery loves company," mapait, patuyang sabi niya.

"H'wag ka namang ganyan," sabi na lang sa kanya ni Eman.

Hindi na lang tuloy niya ikinuwento kay Eman na no'ng isang gabi lang, nangyari ang isang napakasamang pangyayari. Mula sa siwang sa ilalim ng pinto ng kanyang kuwarto, nakita niya na kumalat na naman ang puting liwanag ng daylight. May nagsindi na naman ng ilaw. Kanina lang, may nagsindi; ngayon, may nagsindi na naman. Ang nanay niya. Kanina, ang nanay niya rin. Sa

dinalas-dalas na ganito mula pa no'ng maliit siya, napag-aralan na niya kung nanay ba niya o tatay niya ang naglalakad batay sa tunog ng mga yabag.

Narinig niya ang tunog ng tsinek na kandado ng pinto. Narinig niya ang langitngit ng tsinek na bintana. Nagpigil siya ng hininga nang gumalaw ang seradura ng kanyang pinto. Mabuti na lang at nai-lock niya.

Kumatok nang marahan. "Lorie?" Hindi siya sumagot. Walang dahilan para siya sumagot. Wala naman silang pag-uusapan. Itatanong lang naman nito: Andiyan ka na ba? Gising ka pa? Istupidong tanong! Walang dahilan para itanong.

"Lorie?"

Pinatay niya ang lampshade at humiga nang walang kilos. Kinatakutan na tuloy niya na marinig ng nanay niya pati ang pinakamagaan na hinga niya na nagpapahiwatig na gising pa siya!

"Lorie?"

Tapos, tahimik na. Finally, umalis din ang nanay niya sa tapat ng kanyang pinto. Nagmamadali pa nga. Nakahinga siya nang maluwag.

Para lang pagkaraan ng ilang sandali, narinig na naman niya ang nagmamadaling mga yabag nito, ang tunog ng bungkos ng mga susi. Narinig niya ang pagsaksak ng susi sa susian ng pinto ng kanyang kuwarto. Nakaramdam siya ng pagkagimbal, umakyat yata lahat ng dugo sa ulo niya. Putsa naman, ano ito! Putsa naman, sobra na 'to! Tumunog na ang susian at nabuksan ang pinto sabay bukas din ng ilaw.

Gimbal na gimbal siya sa kapangahasan, kawalang-respeto ng sarili niyang ina! Bigla ring sumaksak sa isip niya na baka meron silang emergency, baka namatay na sa bangungot ang tatay niya! Ninerbiyos siya.

"Bakit?"

Nakatanga lang ang nanay niya sa harap niya. Na parang ito mismo, hindi kayang ipaliwanag ang sariling ginawa.

"Nakasusi kasi ang kuwarto mo," parang tangang nasabi nito.

At natiyak niya na wala silang emergency. Pumulas ang naglalatang na galit sa dibdib niya. Hindi niya napigilan. Biglang baba siya sa kama. Nanlilisik ang mga mata niya. Malakas at maigting ang tinig:

"Bakit kung nakasusi ang kuwarto ko? Kuwarto ko ito! Wala ba akong karapatang magsusi ng sarili kong kuwarto?"

"Nagtse-tsek lang ako dahil—"

"Bakit? Sabihin n'yo, bakit? May ginagawa ba akong masama sa loob ng kuwarto ko?"

"Wala akong sinasabing may ginagawa kang—"

"Wala, wala, wala!" Dumidipa na siya. Galit na galit. Natukop ng nanay niya ang dibdib. Napaatras. Parang biglang natakot sa kanya. "Sasabihin mong wala e ano ang layon mo? Baka may itinatago akong lalaki sa loob ng kuwarto ko? Baka nagsha-shabu ako, nagkakalbo ng sarili kong buhok?"

"Lorie, ano ba 'yan? Anna, ano ba 'yan?"

Nakalapit na ang tatay niya. Nasa likuran na ito ng nanay niya. Hinawakan nito ang braso ng nanay niya mula sa likuran na parang gustong ilayo, protektahan laban sa kanya.

"Bigyan n'yo naman ako ng privacy! Pa'no kung ako ang magbukas ng kuwarto n'yo kahit nakasusi na, magugustuhan n'yo ba? Pa'no kung magkapatong pala kayo at bigla na lang pag tingin n'yo, nakatayo na pala 'ko sa harap n'yo?"

Namula ang tatay niya. Maaaring isip lang niya na namula ito pero kita niya talaga ang pagkapahiya sa mukha nito. Pagkapahiya, higit sa lahat, na siyang anak nito, dalaga, disisyete anyos, ay magsasalita sa mukha nito ng tungkol sa sex!

"Punyeta ka, Lorie; dahan-dahan ka ng pagsasalita sa nanay mo!"

Na-take note niya: sa nanay mo. Hindi "sa akin," o "sa amin." Na parang biglang inihihiwalay ng tatay niya ang sarili sa mga bastos na salita niya. Marahil ay dahil masyadong masakit. Parang sampal.

"Aaaaaa!" ibinukas niya nang maluwang na maluwang ang mga kamay. "Magkampihan kayo! Mag-asawa kayo, magkampihan kayo! Tanungin n'yo ang sarili n'yo kung tama ang ginagawa n'yo! Kuwarto ko 'to, naghuhubo ako rito! Bigyan n'yo ako ng privacy!"

Hinatak ng tatay niya ang nanay niya at magkasama silang nawala sa tapat ng pinto. Isinara niya nang pabalagbag ang pinto. Dinampot niya ang isang libro sa ibabaw ng study table at inihagis. Dinampot ang isa pa at

inihagis. Itinumba niya ang silya, itinulak niya ang kama, inihagis niya ang mga unan, inihagis ang kumot, ang remote ng tv, ang ballpen, hairbrush, cleansing cream, moisturizer, lotion, handbag . . . lahat ng mahawakan ng kanyang mga kamay. "Aaaaaah! Aaaahh! H'wag n'yo 'kong basta pinapasok sa kuwarto ko! Kahit magulang ko kayo, mali 'yon! H'wag n'yo 'kong bastusin, wala akong ginagawang masama! Konting respeto po, parang awa n'yo na! Kuwarto ko 'to, kuwarto ko 'to! Aaaaaah!"

Nagwawala siya at nag-iiiyak at nai-imagine niya na sa kabilang kuwarto, inaalo ng tatay niya ang nanay niya at galit na galit siya na bakit hindi siya ang aluin ay siya ang nagwawala.

"PAGPALAIN MO po kami, Panginoon . . . na di man namin natagpuan ang bangkay ng aming mga mahal, ay matagpuan naman namin ang tunay na pagmamahal sa aming mga puso para sa mga kadugtong ng aming buhay. Sa aming mga kaibigan at dating kaaway, sa mga kakampi at kalaban man ng aming mga paninindigan."

Taimtim sa pakikinig ang lahat maliban siguro kay Lorie na napilitan lang sumama sa misa para walang gulo. Masyado na siyang na-drain sa away nila ng mga magulang para sa peligro ng isa pang sagutan. Masyado na siyang na-drain sa kaiisip kung bakit bigla siyang nagwala ng gabing iyon, at sa kasisisi sa sarili na hindi pa siya nagpasensiya na lang.

Isa pa, nakapangako na siya sa tatay niya. Nang sabihin nito na sumama siya sa misa, hindi siya sumagot. Pag hindi siya sumagot, akala ng mga magulang niya, oo na ang ibig sabihin.

Hindi siya mahilig magsimba, hindi siya mahilig makinig ng misa. Hindi naman siya pinamulat ng mga magulang niya sa dasal. Ang mga taga-kilusan, pansin niya, ay bihira lang manalangin. Siguro, naaalala lang nila ang Diyos sa mga sandali ng panganib.

"Sa ngalan ng ama, ng anak, at ng isipiritu santo."

Nag-upuan na ang mga tao. Tumunog ang kampanilya. Nag-uumpisa na ang bahagi ng misa kung saan dinadasalan ng pari ang kopita at ostiya na umano'y dugo at katawan ni Hesus.

May bulletin board sa kanang bahagi ng chapel at nakapaskil dito ang mga larawan ng ilan sa mga kilalang biktima ng martial law: Henry Romero, journalist, unang dinakip sa kanyang opisina. Nawala at di na natagpuan maski bangkay. Edgar Jopson, lider-estudyante. Emmanuel Lacaba, makata, nasugatan sa labanan at pinatay nang malapitan. Lorena Barros, makata, binaril sa batok ng mga sundalong humuli sa kanya at idinisplay ang bangkay sa plasa.

Lito na, sa isip-isip ni Lorie. Napatay ba sa labanan o nahuli nang buhay? Minsan yata, maski sila, hindi na nila malaman kung ano ang totoo.

Inilayo niya ang tingin. Hindi na masyadong epektib sa kanya ngayon ang kuwento ng buhay ni Lorena Barros. Minsan nga, naiisip na niya na hindi bagay sa kanya ang pangalan nito. Wala siyang minanang katangian sa babae. Hindi siya makata, hindi rin mahilig sa kilusan.

Si Eman ang nahihilig sa kilusan at kinatatakutan niya iyon. Hindi lang ito walang simpatiya sa mga sumbong niya kundi lately, pansin niya, nagsisimula na ring magsalita ng tungkol sa bayan. Tungkol sa ipinakikipaglaban ng mga magsasaka't manggagawa. Sa pagmasaker ng militar sa mga nagpoprotestang magsasaka sa tapat mismo ng pinto ng Malacañang wala pang isang taon mula nang maupo si Cory Aquino. Si Cory Aquino, sabi ni Eman, ay tulad din ni Marcos na nagsisilbi sa dayuhang interes.

Ang babata pa nila nang mangyari iyon—eleven lang pareho—pero alam na alam ni Eman na akala mo, nasaksihan nito ang mga pangyayari. Pati ang pag-collapse ng peace talk sa pagitan ng gobyerno at ng mga rebelde, ang counter-insurgency program na kasunod nito, ang pamamayagpag ng mga vigilante groups laban sa mga rebelde: Alsa-Masa, Lambat-Bitag, at kakabit na human rights violations na pareho din ng panahon ni Marcos.

Alam na alam ni Eman at kinikilabutan si Lorie na lahat ng alam ni Eman ay natutunan nito sa sariling ama—sa ama nito na marahil ay gustong hatakin ang anak sa kinapuntahan niya. Kinikilabutan siyang isipin na isang araw, bigla na lang siyang iiwan ni Eman na tulad ng ginawa ng

maraming lalaki sa nakaraang henerasyon na ang asawa ay tumangging maging ganap na "kasama."

Higit at higit, nakakaramdam siya ng pagkamuhi sa tatay ni Eman. Kinamumuhian niya ang tatay ni Eman at kinamumuhian niya ang nanay nito at kinamumuhian niya ang tatay niya at nanay niya at wala siyang pakialam.

# IKALABINDALAWANG KABANATA

MALAWAK ANG hardin na nalalatagan ng damo at sa mga suluk-sulok, kadikit ng pader, nakahanay ang mga bulaklak na may iba't ibang taas, hugis at kulay. Mula santan hanggang kadena de amor hanggang orchids at birds of paradise. Madalas, hangang-hanga si Anna sa galing ng kamay ng mga madre rito, napapatubo nila pati mga bulaklak na namimili ng lugar at timpla ng init at hangin.

Sa ulunan ng gate, nakasabit ang malaking streamer na kinasusulatan ng "PANGKALAHATANG PAGTITIPON NG MGA BIKTIMA NG MARTIAL LAW, Setyembre 21, 1993." Hindi ito pagtitipon as in kasayahan kundi general assembly. Pag-uusap-usap tungkol sa mga nagawa na at gagawin pa lang. At para rin sa pagpapatuloy ng pangangalap ng mga testimonya na isasama nila sa class suit laban kay Marcos. Hindi madaling likumin ang mahigit sampung libong kaso ng human rights violations.

Maaga pa pero nag-uumpisa nang magdatingan ang mga tao. Okupado na ang marami sa mga silyang monoblock na inihilera sa hardin. Abala si Anna sa pamimigay ng mga forms sa mga humihingi, at pagtatabi sa

mga isina-submit na. Tulad ng ginagawa niya mula pa no'ng lumabas siya sa kulungan 18 years ago, pinagmamasdan niya ang mukha ng bawat dumating, lumapit, at makaharap.

Matagal-tagal na rin mula no'ng gabing magalit at magwala si Lorie, pero hanggang ngayon ay hindi pa rin siya nito binabati. At mabigat ang loob niya . . . hindi sa kanyang anak kundi sa kanyang sarili. Tama naman si Lorie: wala siyang karapatan na gamitan ng susi ang kuwarto nito. Kahit anak niya si Lorie, katungkulan pa rin niyang igalang ang kuwarto nito na pinakapribadong lugar ng isang tao.

To be sure, gusto niyang humingi ng paumanhin sa anak. Pero lagi at lagi itong nagkakandado ng kuwarto. Lagi at lagi siyang pinagsasarhan.

Gusto niyang magpaliwanag. Kasi naman, Lorie, minsa'y bigla-bigla na lang akong dinadalaw ng pangamba. Walang dahilan at walang pinag-umpisahan, pero bigla na lang susulpot ang pangamba sa isip ko. Pangamba na mauuwi sa nerbiyos, nerbiyos na hindi ko mapigilan. Panic-attack, sabi nila. Kaya mo kayang intindihin iyon, anak?

Nang pihitiin niya ang seradura ng pinto ni Lorie at hindi bumukas, bigla siyang ninerbiyos. Bigla ang takot niya na baka wala rito si Lorie, baka umalis, nawala, kinidnap, dinukot . . . *nag-suicide!*

Lumakas agad ang kaba niya. "Lorie?" Sinikap niyang pahintuin ang malakas na tahip ng dibdib. Nakiramdam siya. Walang gumagalaw sa loob. "Lorie?" Sinikap niyang maging mahinahon ang pagtawag, kahit nagsasalimbayan na sa utak niya ang halu-halong utos ng kanyang isip. Katukin mo, kalampagin mo. Sumigaw ka, gisingin mo si Roy. Humingi ka ng saklolo. Mahalaga ang bawat sandali, h'wag mong sayangin! Baka hindi mo na abutang buhay ang anak mo! Dali mo, dali, dali!

Tinakbo niya ang sulok ng bahay na kinaroroonan ng computer. Halos nalaglag ang drawer ng mesa sa dahas ng kanyang pagbukas. Hinablot niya ang bungkos ng susi. Nanginginig ang kamay niya sa paghanap sa takdang susi ng kuwarto na may tatak na kulay-pula. Tinatakan niya ng kulay-pula

ang susi ng kuwarto ni Lorie para hindi siya maaatraso pag kinailangan niyang buksan iyon. Tulad ngayon.

Takbo siya pabalik sa kuwarto ni Lorie. Halos magkalaglagan ang mga susi sa sobrang pagkataranta niya. At nang mabuksan niya ang pinto at ilaw, andoon lang pala si Lorie, nakaupo sa kama at nakatinghas ang noo sa kanya. May defiance, may galit. Parang hinihintay lang talaga na mabuksan niya ang pinto. Nakatingin sa kanya na para bang kaaway siya.

"Bakit?"

Walang po, walang paggalang. Maikli at nang-uusig na "bakit."

"Nakasusi kasi ang kuwarto mo," nakuha niyang sabihin. Ang baba-baba ng boses niya kahit sa sarili niyang pandinig. Na para bang siya ang anak na takot na takot na nagpapaliwanag sa kanyang ina.

Pumulas ang galit sa dibdib ni Lorie. Umigting ang tinig. "Bakit kung nakasusi ang kuwarto ko? Kuwarto ko 'to! Wala ba 'kong karapatang magsusi ng sarili kong kuwarto?"

"Nagts-tsek lang ako dahil—"

"Bakit? Sabihin n'yo, bakit? May ginagawa ba akong masama sa loob ng kuwarto ko?"

"Wala akong sinasabing may ginagawa kang—"

"Wala, wala, wala!" Dumidipa na si Lorie. Galit na galit. Nagimbal siya na galit na galit sa kanya ang anak. Natakot siya na baka bigla siyang hablutin nito. O ipagtulakan. Napaatras siya. "Sasabihin mong wala, e ano ang layon mo? Baka may itinatago akong lalaki sa loob ng kuwarto ko, gano'n? Baka nagsa-shabu ako, nagkakalbo ng sarili ko?"

Salamat at sumulpot si Roy. Kung hindi, baka hinablot na nga siya ni Lorie. O ipinagtulakan. At hindi niya alam kung paano siya makakalaban sa anak. O kung makakalaban nga ba siya.

Sabi ni Lorie, bigyan naman daw nila ito ng privacy. At habang sinasabi iyon ni Lorie ay nadi-distort ang mukha nito sa tindi ng galit, parang mukha mula sa lente ng camera na mali ang distansya't posisyon. Tapos, sabi ni Lorie, paano kung ito ang magbukas ng kuwarto nila kahit nakasusi na,

magugustuhan ba nila iyon? "Pa'no kung magkapatong pala kayo at bigla na lang pag tingin n'yo, nakatayo na pala 'ko sa harap n'yo?"

"Punyeta ka, Lorie; dahan-dahan ka ng pagsasalita sa nanay mo!"

Napahiya siya sa mga salita ni Lorie. Hiyang-hiya. Gustung-gusto niya itong sampalin. Sa nakita niya, gustung-gusto rin itong sampalin ni Roy. Lapastangan, hiyaw ng isip niya. Lapastangan!

Kumalabog ang pintong isinara ni Lorie pagkaraang akayin siya ni Roy palayo. Nagsisisigaw ito't nagkakalabugan ang maraming bagay sa loob ng kuwarto nito. Tumatama sa dingding ang kung anu-anong inihahagis. May nabasag sa lapag, may malaking bagay na bumunggo sa pinto. Parang kama, silya, mesa. Hindi niya akalain na gano'n kalakas ang kanyang si Lorie.

Gusto niyang balikan ang anak ay nakabantay sa kanya si Roy. Tiim-bagang, may sumbat sa mga mata. Parang ipinamumukha sa kanya, kasalanan mo. Hindi ko masisisi ang bata, kasalanan mo.

At hindi niya magawang buksan ang pinto ng kuwarto nila para balikan ang anak. Sa isip na lang niya, tumagos daw siya sa dingding at inawat ang anak, niyakap nang mahigpit, iniyakan. Tama na, anak, tama na. Mali ang nanay, tama na.

Gusto niya itong kulungin sa dibdib niya at halikan, iugoy, patahimikin at kantahan at ipaghele. Gusto niyang hubaran ang sarili sa harap ng kanyang anak at ipabasa rito ang mga latay at sugat ng kanyang puso, hiwain kung magagawa ang sariling tiyan at ipahipo rito ang pinanggalingan ng sanggol at inunan. Inunan na inilibing sa kanayunan at anak na nawala sa digmaan.

Paano niya magagawa? Ang anak niya rito ay kasinglayo din ng nawalang anak niya.

Nagsindi ng sigarilyo si Roy. Hindi ugali ni Roy na magsigarilyo sa kuwarto nila pero ngayon, nagsindi ito ng sigarilyo. Nate-tense na ring mabuti si Roy.

Lumapit ito sa bintana at hinawi ang kurtina. Nanungaw. Sasamantalahin niya sana na nakatalikod si Roy para lumabas, pero pinatigil siya ng malakas na pagmumura nito.

*"Putang ina!"*

Napatda siya. Nakaharap na sa kanya si Roy, dumidipa. Hindi nga lang kasing-igting ni Lorie.

"Ano 'yon, babalikan mo? Para ano, para suyuin mo? Makikinig ba ang anak mo? Maiintindihan ba niya? Putang ina, Anna; walang makakaintindi sa takot mo! Walang makakaintindi na kasi, baka mamaya, nadukot na pala ang anak mo! Ke nasa school, nasa kaibigan, nasa kuwarto niya . . . natatakot ka na baka mawala! Hindi mo alam kung paano mawawala basta ang pinag-uusapan, baka mawala, period! May makakaintindi ba? May makakaintindi ba, Anna?"

Nakatingin siya kay Roy at sinasabi ng isip niya: ikaw rin naman. Hindi lang naman ako, ikaw rin naman. Ano'ng karapatan mong magsalita sa akin ng ganyan e ikaw rin naman.

Pero hindi niya masabi.

Biglang napaupo si Roy sa silyang katabi nito. Isinubsob ang mukha sa mga palad na parang patang-pata. Ang unang pumasok sa isip niya, saan humagis ang sigarilyong hawak nito. Baka sa kama, baka sa unan. Baka pagsimulan ng sunog. Hinanap pa ng mata niya ang may sinding sigarilyo. Nang mapansin niyang umuuga ang mga balikat ni Roy. Humihikbi. Natapos na ang kalabugan sa kabilang kuwarto. Katahimikan.

"Putang-ina. Hanggang ngayon ba naman, ganito pa rin tayo? Dalawampung taon na. Putang-ina."

Kitang-kita niya ang desperasyon ni Roy. Pinagalitan niya ang sarili na gusto pa niyang manumbat din. Samantalang hindi naman nagsisinungaling si Roy. Tayo, sabi nito. Bakit ganito pa rin tayo.

Nilapitan niya si Roy at niyakap. Masuyong kinabig ang ulo sa dibdib niya. Gusto niyang mag-iiyak din pero parang naubos na ang luha niya. Naiisip lang niya na sana pa naman, nakaka-recover na sila. Sana, hindi na lang naisip ng mga kasama na magsampa ng kaso laban kay Marcos. Para hindi na nabuklat pa ang mga gunita. Hindi na nabungkal pa ang nakalibing na sanang mga gunita!

TULAD NG ginagawa na niya eighteen years ago mula nang lumabas siya sa kulungan, sa pangkalahatang pagtitipong ito ng mga dating bilanggong politikal, pinagmamasdan ni Anna ang mukha ng bawat makita, lumapit, at makaharap. Lalo na ngayon, lalo na sa okasyong ito na maraming dating kasama ang dadating. Baka isang araw, sa kung anong suwerteng bigay ng Diyos, ay lumitaw na lang bigla si Karla para mag-file ng sarili niyang testimonya bilang isa pang biktima ng martial law. O si Jinky. Kahit pa sabihing patay na si Jinky.

Nakaupo na ang mga tagapagsalita sa mahabang mesa sa harapan. Binuksan na ni Sister Lourdes ang forum sa pagsasabi na ito'y tungkol sa kaso nila laban kay Marcos. As if hindi pa iyon alam ng lahat. Na pagdedesisyunan nila ngayon kung sinu-sino ang puwedeng ipadala sa Hawaii para kumatawan sa kanilang class suit.

Nasa pinakamalayong mesa si Anna, nililikom ang mga dagdag na testimonya na isina-submit sa kanya. Nang sa pag-angat ng mata niya, nakilala niya bago pa man tumalikod, ang isang dating kasama.

"Excuse me?"

Hindi siya narinig ng babae. Napagitna na ito sa ilan pang mga tao. Sinundan niya. Pumaspas ang hangin at lumipad ang ilang papel sa mesa. Nagtalo ang isip niya kung babalikan 'yon, mabuti at nakita niyang pinupulot na ng kasamahan niya.

"Excuse me?"

Hinabol niya ang babae at finally, naabot niya ang braso nito.

"Excuse me!"

Tumingin sa kanya ang babae at nagtanong ang mga mata.

"Ikaw si Emily, hindi ba? At least, Emily ang pangalan mo sa kilusan. Ako si Anna. Hindi, Leila. Nagtrabaho ka sa papermill sa Balagas, hindi ba? Natatandaan mo si Jinky, 'yong maliit, kulot, guwapo? Naging magkaklase kayo sa haiskul!"

Kumunot ang noo ng babae na parang pilit nire-recall kung sino 'yong sinasabi niya, at hindi maintindihan kung ano ang layon niya sa pagtatanong.

Sa mike, sinasabi ni Sister Lourdes na ang pagpili ng haharap sa hearing sa Hawaii ay ayon sa kakayahang magsalita. 'Yong articulate, 'yong mahusay sa Inggles kung maaari although hindi naman iyon gano'n kaimportante dahil puwedeng humingi ng interpreter. Basta importante, 'yong hindi kakabahan. (Tawanan.) Saka kailangan, iba-iba ang kasong nire-represent. Dapat, isang kaanak ng desaparesido, isang kaanak ng pinatay, isang kakatawan sa mga biktima ng panggagahasa.

"Si Fernando Magdangal ba?" tanong ni Emily. "'Yong pinatay raw ng mga kasama?"

Napakurap si Anna. Ano'ng malay niya sa tunay na pangalan ni Jinky!

"Nakaklase mo siya," sabi niya.

Tumawa si Emily. "Ang dami-dami kong nakaklase!"

"'Yong dapat daw, nag-valedictorian sa klase n'yo kaya lang . . . 'yong anak ng principal ang ginawang valedictorian. Saka kasi, hindi siya nakapagbenta ng mga tiket sa fund raising ng school. Kaya third honor lang siya. Natatandaan mo?"

Tumawa si Emily. Parang natawa dahil natatandaan niyang mabuti ang karanasang iyon ni Jinky.

"Si Fernando Magdangal nga," sabi nito.

Nabuhayan ng loob si Anna. Parang saglit na naputol ang kanyang hininga. Hinawakan niya uli sa braso si Emily sa pag-asang mapapatulay niya sa paghahawak nila ang desperasyon niya na matagpuan si Jinky. O at least, ang mga kaanak ni Jinky dahil nga patay na ito.

"Saan sila nakatira? Emily, saan ang bayan n'yo? K'wan . . . di ba, kailangan ding mag-file ng testimonya ang mga magulang niya? Dadalhan ko sila ng forms!"

MALAYO ANG bayan nina Jinky, anim na oras na biyahe mula Maynila. Sabi ni Roy, hindi nila iyon mapupuntahan ng pagano'n-gano'n lang, na parang pupunta lang sila sa Cubao. Kailangan nilang paghandaan. Kailangan, may pera sila. Kailangan, alam nila kung saan man lang may hotel sa malapit. Kahit nga roadside inn lang basta meron silang

matutuluyan; baka hindi nila makuha ang lakad nila sa loob lang ng isang araw. Makita man nila agad ang bahay ng mga magulang ni Jinky, alangan namang makitulog sila doon!

Sabi ni Anna, may pera siya, meron siyang dalawang libo. Sabi ni Roy, pamasahe lang iyan. Hihiram ako sa tatay ko, sabi ni Anna. Kung dalawa-tatlong libo lang, mapapautang ako no'n. Pag sinabi ko pa ang pakay natin, sasabihin pa ng tatay ko, bigay na lang niya. Hindi na niya pababayaran. Utang na loob, Roy!

"Ano pa ba naman ang pakay mo ro'n?" nae-exasperate na si Roy. "Makita mo man ang mga magulang ni Jinky, ano ang alam nila tungkol kay Jinky o tungkol sa anak mo?"

"Maaaring may alam sila tungkol kay Karla!"

"Anna, ni hindi kilala ng mga magulang ni Jinky si Karla. Nagkapangasawahan si Jinky at si Karla, sa kilusan na. Maaaring hanggang sa namatay na si Karla, hindi nila nakita ni minsan man."

"Utang na loob, Roy, h'wag mo namang sabihing baka patay na si Karla! Roy, parang awa mo na . . . utang na loob!"

Ngayon ay sakay na nga sila ng bus papunta sa probinsiya nina Jinky, at habang daan, tinatanong din ni Anna sa sarili kung tama nga ba na magpunta pa sila roon. Ano nga ba naman ang alam ng mga magulang ni Jinky kay Karla! Ano ang malay ng mga ito sa desperasyon niya na makabalita man lang tungkol sa babae at sa kanyang anak. Napakaliit ng hawak niyang pag-asa.

Tumatakbo ang bus, iniisip din niya si Lorie. Matigas talaga ang ulo ni Lorie, hindi pumayag na dumuon muna sa lola nito habang wala sila. Malaki na raw ito, kaya raw nito ang sarili niya. E di h'wag kayong umalis kung hindi n'yo ako maiwan! sabi pa ni Lorie. Sabi tuloy ni Roy, sige na. Pabayaan mo na siya, h'wag mo nang pilitin. Marahil ay totoong sawang-sawa na si Roy sa mga away nilang mag-ina.

Di rin maiwasang isipin ni Anna kung hanggang saan pa kaya tatagal ang pagsasama nila ni Roy. Minsan, feeling niya rito, parang gusto nang umalis, parang gusto na silang hiwalayang mag-ina. Ginagapangan siya ng

matinding takot pag naiisip niya iyon. Si Roy, kahit ano pa ang sabihin, ang tanging sandalan niya, ang tanging kinakapitan niya sa loob ng lahat ng panahong ito.

Humilig si Anna sa balikat ni Roy. Sa pagdiit ng ulo niya sa balikat nito, magagawa ba niyang iparinig sa asawa ang pakiusap ng kanyang puso? Kailangan kita, Roy. Alam kong hindi ako laging mabuting asawa sa 'yo pero kailangan kita. Minsan, feeling ko, wala na akong meron sa mundong ito kundi ikaw.

Gumalaw ang kamay ni Roy. Natakot siya na gustong umusod ni Roy palayo para hindi na siya makahilig sa balikat nito. Pero itinaas lang ni Roy ang kamay at inakbayan siya, hinaplos ang kanyang buhok, hinalikan siya sa noo. Uminit ang mata ni Anna at di niya napigilang umagos ang luha. At least sa mga sandaling ito, kahit paminsan-minsan na lang, kahit halos isang beses na lang sa bawat mahabang panahon, magkaisa pa rin ang buhay nila ni Roy.

# IKALABINTATLONG KABANATA

PUTI NA lahat ang manipis na buhok ng matandang babae at sa edad nito, nakakatakot na baka iniwan na ito ng kanyang memorya. Kaladkad ang tsinelas, hukot na ito at pakapa-kapa kung lumakad, pahawak-hawak sa sandalan ng silya, sa dingding, sa dahon ng pinto, habang pumapasok sa kuwarto para umano'y kunin ang album niya ng mga larawan. "Ipakikita ko sa inyo ang mga retrato ng aking anak," sabi nito. "Tiyakin n'yo kung siya nga ang sinasabi n'yo."

Sinabi na nila na si Fernando Magdangal ang hinahanap nila pero sa kung anong dahilan, gusto pa ring makatiyak ng matandang babae. Gusto pang magpakita sa kanila ng mga retrato.

Sa kusina ng bahay, may patpatin, matandang lalaki naman na nagdidikdik ng nganga. Hindi na sila hinarap nito nang ipakilala nila ang sarili bilang mga kasamahan ni Jinky. O ni Fernando. Parang biglang lumayo ang loob sa kanila. At ngayon, nagdidikdik ito ng nganga sa paraang madiin, galit, matigas ang mukha at ni sulyap, hindi sumusulyap sa kanila.

Dalawang matanda na pareho nang mahina at nangangapa sa paglakad. May nag-aasikaso pa ba sa kanila? Sino na kaya ang nag-uuwi sa kanila ng ikabubuhay o nagluluto ng kanilang pagkain?

Naiisip lang naman ni Anna. Hindi na niya concern iyon kung tutuusin.

Lumabas na ng kuwarto ang matandang babae, bitbit ng isang kamay ang isang album habang humahawak sa dingding ang isang kamay. Pataob pa naman ang pagkakahawak sa album at nag-uumpisa nang sumilip, malapit nang maglaglagan, ang mga retratong hindi nakadikit kundi nakasingit lang sa mga pahina. Napasugod si Roy.

Inalalayan ni Roy ang matanda hanggang sa makaupo uli. Inilapag sa harap nito ang album. Binuklat-buklat ng matanda ang album.

"Ito ang aking si Nanding no'ng bata pa," sabi nito habang minamasdan ang isang retrato. Nakangiti nang malungkot, ngiti ng saglit na pamamasyal sa alaala ng mabubuting sandali ng buhay.

Pero hindi naman ipinakita sa kanila ang retrato na bata pa. Sa halip, hinugot ang isang hiwalay na retrato at iniabot sa kanila.

"Ito ba ang sinasabi n'yong anak ko?"

Halos sabay pa sila ni Roy na inabot ang retrato. Ipinaubaya niya kay Roy. Isang retrato pa ang iniabot ng matanda.

Tumigil ang paghinga ni Anna. Ito na nga! Ito ang taong dalawampung taon niyang hinahanap!

"Ito nga po! Jinky po ang tawag namin sa kanya!"

"Matagal na siyang patay."

"Oo nga po, matagal na nga po siyang patay."

"Bakit hinahanap n'yo pa ang patay na?"

"Hinahanap po namin ang asawa niya. Nagkikita po ba kayo?"

Mabilis na pinisil ni Roy ang hita niya bilang pagsaway. Inagawan siya sa pagsagot:

"Meron ho kasi kaming layon. Lahat ho kasi ng mga naging biktima ng martial law, nagdedemanda ho ngayon sa Hawaii. Kailangan hong mag-fill up kayo ng form para mapasama ang pangalan ni Jinky sa mga naghahabol."

"Naghahabol ng ano?"

"Ng katarungan po. Ng compensation kung 'yon na lang ang mahahabol. Bayad-pinsala."

"Bayad-pinsala," sinabi iyon ng matandang babae na parang wala sa loob, parang nasa pagitan ng pagtawa at pag-iyak.

"May dala po kaming form na susulatan n'yo na lang," binuksan ni Anna ang bag niya para ilabas ang folder na kinaiipitan ng mga forms.

"Nabalitaan na namin 'yan," sabi ng nanay ni Jinky. "Pero pa'no kami makikisali riyan? NPA rin naman ang pumatay sa aking si Nanding."

"Hindi ho totoo 'yon!"

"Ineng, bago pa man pinatay ang anak ko, sinasabi-sabi na niya na pag may nangyari sa kanyang masama, walang ibang gagawa kundi mga NPA."

Lumagpas sa mukha nila ang tingin ng matanda, itinutok sa kanilang likuran, parang sa isang kuwadro ng mga alaala. Sa palengke nangyari, sabi nito. Sobrang pangahas ang gumawa dahil masyadong matao sa palengke, maraming maaaring madamay. Gano'n pa man ay ginawa pa rin nila, habang nakatayo ang anak ko sa harap ng isang kariton at bumibili ng prutas. Dalanghita ang binibili ng anak ko, sabi ng matanda. Para sa akin. Dahil may lagnat ako noon. Matindi ang ubo at sipon ko. Kailangan ko raw ng baytamin C.

Nagkagulo ang mga tao, sabi pa ng matanda. Takbuhan, ang daming nadapa. 'Yong isang bata nga, nasugat ang mukha nang masubsob. Tumama kasi ang mukha sa bato. Pero asintado ang mga bumaril sa aking si Nanding, walang ibang tinamaan kundi siya lang. Namatay ang aking si Nanding na hawak pa ang isang dalanghita. Punung-puno ng dugo ang dalanghita sa kamay niya.

"Pero ano'ng malay n'yo ho na mga NPA nga?" nakuhang sabihin ni Anna. "Baka mga sundalo."

"Bago nag-alisan ang mga pumatay sakay ng owner nila, isinigaw pa nila sa mga tao na mga sundalo sila at NPA si Jinky. Ang mga sundalo pag pumatay, hindi na nila isinisigaw na mga sundalo sila."

Oo nga naman, sa isip-isip ni Anna. May katwiran ang matanda.

"Saka nanumpa na siya ng katapatan sa gobyerno, bakit pa siya papatayin? Kung papatayin siya, sana'y noon pa. Ilang linggo rin naman nilang hawak si Nanding. Nasa kanila lahat ng pagkakataon. Bakit maghihintay pa sila ng matagal at hahanapin pa si Nanding sa malayo."

Tumahimik sila nang ilang saglit. Ilang saglit na walang maririnig liban sa galit na pagdikdik ng matandang ama sa nganga na hanggang sa mga sandaling ito ay hindi pa rin yata madurug-durog. Sa isip-isip ni Anna, gano'n ba talaga katigas ang bunga ng nganga para hindi pa rin madurug-durog hanggang ngayon?

"Hindi na kami magpi-pil ap ng sinasabi n'yong form," pailing na sabi ng ina ni Jinky. "Maipanalo n'yo man iyan, hindi mababayaran ng salapi ang buhay ng aking anak."

At sa patuloy na hindi nila pagkibo:

"Hindi pa rin kayo pakikiharapan ng ama niya."

Sa huli, inungkat uli ni Anna ang tungkol kay Karla:

"A . . . hinahanap din ho sana namin ang asawa niya."

"Minsan ko lang nakita ang asawa ni Nanding. Siguro, mga ilang linggo pagkaraang mapatay ang anak ko. Dala pa nga ang anak niya. Nalaman daw niya sa diyaryo ang balita. Hinanap lang daw niya kami dahil gusto niyang magpakilala sa amin. At magpaalam na rin dahil hindi na raw siguro kami magkikitang muli. Naaprub na raw ang petisyon sa kanila ng mga magulang niya. Pupunta na raw sila ng Canada."

*Buhay si Karla!*

Ano raw, buhay raw si Karla? Pakiramdam ni Anna, tumigil ang tibok ng kanyang puso, huminto ang galaw ng mundo. Kinabahan siya na baka nagkamali lang siya ng pandinig, baka isip lang niya ang nagsabi ng lahat at hindi ang bibig ng kaharap. Buhay si Karla? Pakiulit nga lang po, Nanay; buhay kan'yo si Karla?

Dalawampung taon siyang naghahanap. Dalawampung taong nagtatanong. At ngayon sa wakas ay may tumiyak sa kanya na buhay nga si Karla, at least buhay pa no'ng mga panahong pinatay si Jinky, natatakot siyang maniwala, natatakot na baka nagkakamali ang nanay ni Jinky. Sa katandaan nito, baka naman nag-i-imagine na lang ito ng kung anu-ano!

"Sabi nga namin, bakit noon lang siya nagpunta? Hindi ba niya hinangad makita maski man lang ang bangkay ni Nanding? Sabi niya, nagkita raw sila bago umuwi si Nanding dito, sa bahay ng kanyang kapatid. Gano'n

pala, sabi ko; bakit hindi siya sumama rito? Sabi raw ni Nanding, delikado. Malao't madali, paghihigantihan siya ng mga dating kasama."

Tumigil saglit saka itinuloy ng matanda ang kuwento:

"Usapan pala nila, susunod si Nanding sa Canada."

Ngumiti nang malungkot ang matanda:

"Sayang. Hindi ko na sila nakita mula noon. Minsan nga, naiisip ko ang apo ko. Dalaga na iyon ngayon . . . ano na kaya ang itsura niya? Siguro, ang ganda-ganda ng apo ko . . . ang ganda-ganda niya kahit no'ng maliit!"

Uminit na nang husto ang mga mata ni Anna. Gusto niyang mag-iiyak, gusto niyang magsisigaw. Diyos ko, may dalang anak si Karla! Sino sa dalawang bata ang dala niya, ang anak ba niya o ang anak ko?

Kinailangan niyang ipaalala nang husto sa sarili na siyempre, hindi alam ng ina ni Jinky kung sino sa dalawang bata ang dala ni Karla. Kinailangan niyang pigilin nang husto ang sarili na hawakan ito sa kamay at puwersahing magtapat kung sino sa dalawang bata ang nakita nito nang harapan.

"Pero sabi nga ng asawa ko, magkita man kami ngayon, hindi na rin kami magkakaintindihan. Tiyak na ni hindi na iyon marunong managalog."

"Ilan pong anak ang dala ni Karla?" tanong ni Roy.

"Isa lang. Bakit, ilan ba ang anak nila? Ay, mahigit lang isang taon ang bata! Ku, sabi sa'yo, napakaganda . . . kamukhang-kamukha ng kanyang ama!"

Marahil, naibsan ng damdamin ng pagmamalaki ang hinanakit sa puso ng matanda dahil hindi na kasinglungkot ngayon ang tinig nito:

"Teka, Karla ba kan'yo ang pangalan ng asawa ni Nanding? Iyon nga ang pakilala niya sa amin. Karla."

Saka nakangiting napailing ito:

"Pero alam ko, hindi iyon ang tunay niyang pangalan."

Sa ilalim ng mesa, mahigpit na nakakuyom ang mga kamay ni Anna, na parang sa gano'n lang niya mapipigilan ang panginginig nito.

"Pero ang apo ko, sigurado 'ko, iyon ang tunay niyang pangalan. Malaya."

GABI NA at madilim ang mga kalye ng baryo, mangilan-ngilan lang at malalayo ang pagitan ng mga poste. Pero sabi ng nanay ni Jinky, may

nagdadaan pa raw na pedicab kahit sa ganitong oras, naghahatid ng mga pauwi galing sa bayan. Sabi nila, h'wag silang alalahanin. Nagbilin sila sa pedicab na sinakyan kanina na balikan sila pagkaraan ng isang oras.

Ni pabalat-bunga, hindi nagpakita ng pag-aalala ang mga magulang ni Jinky na baka wala silang matulugan. Ni pabalat-bunga, hindi rin sila inimbita na maghapunan muna bago umalis. Marahil ay wala naman talagang ipakakain sa kanila ang dalawang matanda.

Anu't anuman, dahil napapansin nila na naiinip na rin ang ina ni Jinky na masyado silang nagtatagal sa bahay nito, lalo pa't ayaw tumigil ng asawa nito sa kadidikdik ng nganga habang ando'n sila, lumabas na sina Anna at Roy para sa labas hintayin ang pedicab. Tumayu-tayo sila sa labas ng bahay. Hindi naman nagtagal at dumating ang pedicab na kausap nila.

Wala silang kibuan sa biyahe palabas ng baryo, kahit hanggang sa munisipyo kung saan maghihintay sila ng bus na pabalik ng Maynila. Sa liit ng bayang ito, nagtumpuk-tumpok na lang sa iisang lugar ang munisipyo, simbahan, palengke, estasyon ng bus. Dalawang oras pa mula ngayon ang last trip.

Pumasok sila sa restaurant sa tapat ng estasyon. Wala silang magustuhan sa mga pagkaing nakahilera sa estante. Sabi niya, kape na lang kaya. Tutal, parang hindi naman siya nagugutom.

"Kung dito na lang kaya tayo magpalipas ng gabi?" sabi ni Roy. "Meron naman dito kahit mga motel lang. Nadaanan natin kanina."

Saglit na nagtalo ang isip ni Anna dahil walang kasama si Lorie. Pero sa isang banda, halos umaga na rin naman sila dadating ng Maynila. "Sige," sabi niya. Para mapahinga na sila.

Sa wakas, itinanong ni Anna ang kanina pa naglalaro sa isip niya. "Roy, hindi kaya 'yong anak ko ang dala ni Karla sa mga magulang ni Jinky?"

"Buntis din naman si Karla no'n," mabilis na sagot ni Roy. Siguro, kanina pa rin iyon tinatanong at sinasagot ni Roy sa sarili niya.

"E bakit isang bata lang ang dala niya? Nasa'n 'yong anak ko?"

"Hindi naman niya siguro isasama kina Jinky 'yong anak mo."

"Kaya nga, nasaan nga? Saan niya dinala? Kung may pinag-iwanan siya, kanino?"

"Ewan ko, Anna, naguguluhan din ako!"

"Puwede naman niyang isinoli ang anak ko kahit kaninong kasama. Hindi niya puwedeng dalhin sa Canada ang anak ko!"

"Pa'no niya kasi isosoli sa 'yo, nakakulong ka?"

"E nasaan? Saan niya dinala? Ang lagay, inangkin niya? Bakit naman niya aangkinin? Aanhin niya ang dalawang bata na sabay niyang aalagaan, sabay niyang palalakihin?"

"Pero buntis naman nga si Karla. Baka naman anak niya talaga 'yong dala niya."

"Ang tanong nga kasi, nasaan ang anak ko?"

Hindi kaya ang totoong nangyari, naiwan ang anak niya sa bahay ng mga magulang ni Roy at kasamang napatay ng mga ito? After all these years, pumapasok ngayon sa isip ni Anna ang gano'ng posibilidad.

Posibilidad na patuloy na tinatanggihan ng kanyang isip.

"Kasi, kung patay na ang anak ko, dapat, ipinaalam niya sa akin. Kahit hindi sa akin, kahit kanino sa mga kasama. Hindi naman maaaring hindi makarating sa akin basta may nakaalam. Siyempre, dapat, alam niya, hahanapin ko iyon. Kahit ano'ng mangyari, hahanapin ko 'yon. Anak ko 'yon e!"

"Sssh!"

Kumalma siya. May napapatingin na sa kanila, napilitan siyang kumalma.

Mahina na ang boses niya nang muling magsalita. Nakikiusap ang mga mata niya kay Roy na sana, pasinungalingan nito ang bumabagabag sa isip niya. "Roy, palagay mo ba, namatay nga ang anak ko?"

Nag-check in sila sa isang hotel. Hotel dahil iyon ang nakasulat sa karatula, bagamat mas puwedeng tawaging apartelle. One story lang, hindi pa aircon. Salamat na nga lang at may sariling banyo.

Sobra na ang pagod ni Anna pero hindi pa rin siya makatulog. Dinidimonyo ang isip niya ng iba pang mga bagay na biglang nabibigyan niya ngayon ng kahulugan. Bakit kanina, parang tukoy na agad ni Roy ang palengke ng lugar kung saan sila makakakuha ng pedicab? Bakit nang yayain niya kanina si Roy sa unang hotel na nadaanan nila, sabi ni Roy,

"H'wag diyan, hindi maganda riyan." Bakit hindi pa man nakikita ni Roy ang loob ng hotel ay alam na nito na hindi maganda?

Napunta na ba rito si Roy? Kailanman ay hindi nila naging area ng gawain ang lugar na ito, bakit parang napunta na siya rito?

Ay, naku, siguro, pagod na siya sa kaiisip sa anak niya kaya naghahanap naman siya ng ibang maiisip! Siguro, praning na nga siya.

Sinikap niyang alisin sa isip ang hinala pero kung bakit patuloy na nagsisiksik sa isip niya. Hinalang walang sapat na basehan pero hinala just the same. Gininaw na tuloy siya. Sumuot sa mga butas ng balat niya ang ginaw. Niyakap niya ang sarili. Kinikilabutan siyang isipin ang posibilidad.

"Anna?"

Mahinang-mahina ang tawag pero nagulantang siya. Hindi siya makalingon . . . biglang natakot lumingon!

Dumantay sa mga balikat niya ang masuyong palad ni Roy. "H'wag kang ganyan. Halika na, matulog na tayo."

Lumingon na siya. Hinarap na niya si Roy bago siya maunahan ng takot, bago hindi na niya ito magawang harapin pa.

"Hindi ko pa tinanong kahit minsan. Gusto kong itanong ngayon. H'wag kang magsisinungaling. May kinalaman ka ba sa pagpatay kay Jinky?"

Huling-huli niya ang biglang pagbabago ng mukha ni Roy. Napaatras ito.

"Sino ang triggerman? Ikaw ba? Sabihin mo sa akin, ikaw ba?"

Iwas na iwas ang sagot ni Roy. "Anna, nagiging hysterical ka na . . ."

"Utang na loob! Ikaw ba, Roy?"

Basang-basa niya sa mukha ni Roy ang tangkang pagsisinungaling. Pero sa huli, ang palihis na pag-amin sa totoo:

"Alam mo ang mga kataksilan ni Jinky sa kilusan."

Parang itinulos sa kinatatayuan niya si Anna. Ibig sabihin ng sagot ni Roy, oo!

"Ang dami niyang ipinahamak."

Sa isip ni Anna, hinablot daw niya si Roy. Pinagsasampal, pinagsusuntok, pinagmumura.

"Nilitis muna siya bago hinatulan. Pinag-aralan munang mabuti ang kaso niya."

"Hayup ka, Roy . . ."

"Collective decision iyon, Anna!"

At hinablot na nga niya si Roy. Pinagsasampal, pinaagsusuntok, pinagmumura.

"Hayup ka! Alam mong siya lang ang pag-asa kong malaman ang totoo! Kahit hindi ko na makita ang anak ko basta malaman ko lang ang totoo! Iyon lang ang hinahabol ko! 'Yong totoo lang!"

Inagapan ni Roy ang mga kamay niya. Sinikap siyang yakapin, payapain. Anna, utang na loob! H'wag kang ganyan, Anna; makinig ka sa akin!

Hanggang sa nahatak na rin siya ni Roy para kulungin sa dibdib nito. Mahigpit, halos di siya makakilos. At hindi na siya sumisigaw. Nagkabuhulbuhol na ang hininga niya sa iyak. Kinakain ng galit at desperasyon hanggang kaluluwa niya.

"Bakit kasama ka pa! Di bale siyang pinatay pero sana naman, hindi ka na kasama! Alam mong hinahanap ko ang anak ko! Sana naman, inalam n'yo muna ang tungkol sa anak ko," kahit sa mismong pandinig niya ay isa iyong imposibleng hiling. "'Yong anak ko lang naman ang pinag-uusapan dito. Hindi si Jinky, hindi si Karla! 'Yong anak ko!"

Dalawampung taon at iyon pa rin ang isinisigaw ng isip at puso niya:

*Parang awa n'yo na, ano talaga ang nangyari sa anak ko!*

# IKALABING-APAT NA KABANATA

IBINUKAS NI Lorie ang lahat ng bintana: sa kuwarto niya, sa sala, sa harap ng kusina . . . pati ang bintanilya sa ulunan ng kusina. Pati mga pinto liban lang sa screen para hindi makapasok ang lamok.

Para sa masiglang pagsasalubong ng yin at yang, sabi niya sa sarili. Ang daloy ng positibong enerhiya na kailangan ng isang bahay para sa malusog at mabuting pananaw ng mga nakatira. Ngayon lang mangyayari na lilipas ang magdamag na malayang makapaglalagos ang hangin sa bahay nila at nakadarama siya ng isang uri ng kasiyahan; pero hindi kasiyahan na dala ng positibong enerhiya ng yin at yang kundi ng damdamin ng tagumpay. Wala ang mga magulang niya, pwes, salansangin ang gusto nila, gawin ang sarili niyang gusto. Nasa kanya ang kapangyarihang magpasiya.

Naupo siya sa sala at nagbukas ng tv. Hindi na niya matandaan kung kailan siya huling nakisali sa mga magulang niya sa panonood ng tv sa sala. Bakit naman siya manonood sa sala ay may sarili siyang tv sa kuwarto?

Pero sa pagkakataong ito na solong-solo niya ang bahay, pakiramdam niya'y solong-solo rin niya ang daigdig.

Nagbukas siya ng beer. Minsan lang siya tumikim ng beer at hindi niya nagustuhan ang lasa. Pero siya ngayon ang reyna rito: magbi-beer siya kahit hindi niya gusto ang lasa ng beer. Dinala niya ang remote ng tv sa upuan at nagtaas pa ng paa sa center table. Nasagi ng paa niya ang flower vase at tumumba iyon. Pang-single stem lang ang vase at madali talagang tumumba. Imbis na damputin, sinipa niya iyon at inilaglag. Sa carpet naman nakatuntong ang center table at hindi mababasag ang vase.

Inilagay niya sa channel na comedy ang palabas. Nasa eksena kung saan kasali ang pangit na comedienne sa beauty contest na nilalahukan ng naggagandahang babae. Ipinagpipilitan ng comedienne na mas maganda siya, mas marami siyang talent, at ipinagtatabuyan na ng mga host ay ipinagpipilitan pa rin ang sarili.

Hindi siya kailanman natawa sa ganitong uri ng patawa. Sabi ng nanay nya, anti-wowan anti-human daw iyon. Kawawa naman daw ang artista na nalubog na sa papel na palagi na lang nilalait. Kinukundisyon nito ang utak ng manonood na ang pangit o bakla, pilay o ngongo o bulag, ay kulang ang pagkatao at hindi kapantay ng mga tinatawag na "normal."

Pero tumawa siya nang tumawa ngayon na parang enjoy na enjoy at nang mapatigil siya sa pagtawa, saka niya napag-isip kung gaano kabamban ang tawa niya kahit sa sarili niyang pandinig.

Naglipat siya ng channel. Pelikulang inggles. Drama. Pero hindi niya naumpisahan, at lagi na'y di niya kursunadang manood ng pelikulang hindi niya naumpisahan. Pinalipat-lipat niya ang channel sa paghahanap ng ibang mapapanood. Nag-uumpisa siyang makaramdam ng restlessness. Pinatay na lang niya ang tv at nagpasiya na making na lang ng music.

Papasok na lang sana sa kuwarto niya si Lorie dahil wala namang component sa sala. Pero sa pinto pa lang, nakaramdam na siya ng pangungulila. First time na matutulog siyang mag-isa. Bakit parang nakakaramdam siya ng takot? Sanay naman siyang wala ang mga magulang niya, right? Lumaki na siya sa gano'n, hindi naman as if ito ang first time.

Tumingin siya sa relo. Alas-otso pa lang. Ang haba naman ng magdamag.

Anim na oras daw ang biyahe. Umalis ang mga magulang niya, alas-diyes ng umaga. Ewan niya pero kagabi pa man, gusto na niyang sabihin sa mga ito na puwede ba, umalis sila ng mga six? Para makasakay sila ng seven. Makarating sa pupuntahan ng mga 1:00 p.m. Sabihin na nating gumasta sila ng tatlo-apat na oras sa lugar, makakasakay sila ng 5:00 p.m. pabalik at dadating sa Maynila bago maghatinggabi.

Pero siyempre, hindi niya sinabi. Siyempre para sa kanya, bahala sila sa buhay nila.

Pero ang ginawa nila, umalis sila ng ten at kung nakasakay sila ng eleven, nakarating sila sa lugar ng five at pag gumasta sila ng tatlo-apat na oras sa lugar, madaling-araw na ang pinakamaagang uwi nila. Parang ang haba-haba naman ng oras!

Nakadama ng pagsisisi si Lorie na hindi siya nagyaya ng makakasama rito. Pero kasi, gusto niyang ipakita sa lahat na kaya niyang mapag-isa.

*Like the night that unfolds/ to a brand new day . . . all the pains and sorrows/ these too shall pass away!*

O, di ba, tinutulaan pa niya ang sarili? Pinagtawanan ni Lorie ang tula. Pinagtawanan ang malaking kalokohan na parang ang haba-haba ng magdamag na sa katotohanan ay ang ikli-ikli.

Nagpalakad-lakad siya sa sala habang pinagagalitan nang husto ang sarili. Huminto pa at kumumpas nang maluwang. Bakit ba siya bilang nang bilang sa oras, bilang nang bilang sa mga sandali? Ano ba siya, batang maliit? This is freedom, girl! Freedom!

Gusto niyang umiyak. Halos lagi na lang, tsine-tsek siya ng nanay niya, sinisiguro na hindi siya nawawala, hindi siya naaano. Akala mo, concerned na concerned. Pero ngayon, nakabalita lang ng isang napakalabong possibility na matagpuan si Malaya, iniwan na siya magdamag? Namputsa, iyon ba naman ang may concern!

Pumunta siya sa kusina at nagbukas na naman ng isang beer. At isa pang beer. At isa pang beer. Itinapon niya ang laman ng bawat bote sa lababo, saka pabagsak na inilapag ang mga bote sa ibabaw ng counter. Isipin nga

nila na naglasing ako! Or, better still, isipin nga nila na nagpapasok ako rito at nagpainom ng lalaki!

Nag-deep breathing siya. Maganda raw ang deep breathing para sa sirkulasyon ng oxygen sa utak. Ipapasok mo ang oxygen sa utak mo at pag inexhale mo iyon, kasama nang lalabas ang mga dumi at masasamang pangitain sa utak mo.

Balik siya sa sala. Huminto sa tapat ng kuwarto ng nanay at tatay niya. Pinihit niya ang seradura ng pinto. Wala lang, gusto lang niyang tsekin. Papatayin lang niya ang ilaw. Binuksan niya ang ilaw kaninang alas-sais. Para naman may ilaw, sabi niya sa sarili. Para may liwanag. Ewan ba niya kung saan niya napulot ang ideya na ang liwanag sa kuwarto ng mga magulang niya ay para na ring pag-iilaw sa dadaanan ng mga ito. Para na rin mas madali nilang makita ang hinahanap, makita ang sagot sa kanilang mga tanong.

Makita si Malaya?

Minsan, natatawa siya sa patuloy na pangangapit ng nanay niya sa pag-asa na makikita pa nito si Malaya. Pagkaraan ng lahat ng panahong ito?

Pero minsan, iniisip din niya na sana nga, makita nila si Malaya. At matuklasan ng nanay niya na, after all her efforts, hindi naman pala siya hinangad makilala ng anak. Nai-imagine niya na pinagsarhan daw ng pinto ni Malaya ang nanay niya. Pero pinagbuksan din para lang sabihin: "Hindi ho alam ng mga kaibigan ko na ampon lang ako. H'wag n'yo hong guluhin ang buhay ko. Please . . . just leave me alone!"

Tawa lang niya pag nagkagano'n.

Nilisa niya ng tingin ang kuwarto ng mga magulang niya. Wala siyang ginagalaw kahit ano sa kuwartong ito. Ni hindi niya ginalaw ang basang tuwalya na naiwan ng tatay niyang nakasampay sa silyang kahoy. Bilin pa naman ng nanay niya na h'wag magsasampay ng basa sa mga kasangkapang gawa sa kahoy dahil sinisipsip ng kahoy ang moisture. Pero hindi niya pinakikialaman para alam nila, hindi siya pumapasok dito. Not that baka may mawala. Ayaw lang niyang matuwa sila na, maski pa'no, may pakialam siya.

Lalong hindi niya gustong malaman nila ang pinagkakatagu-tago niyang lihim: na minsan, sa kalaliman ng gabi, sinisilip niya ang mga ito sa kuwarto nila. Wala lang, sinisilip lang niya, tinitingnan niya kung natutulog na at kung payapa sa kanilang pagtulog. Sinisilip niya kung andoon pa sila, kung buhay pa, kung hindi nadudukot ng masasamang-loob. Sa kilusan, hindi na mabilang ang dinukot at pinatay ng kalaban.

Minsan, makikita niya na magkayakap ang dalawa na parang hanggang sa pagtulog ay sinisiguro na hindi mawawala ang isa. At hanggang sa pagtulog nila ay parang hindi tahimik ang kanilang kalooban, minsan nga'y nakatakip pa ang palad ng nanay niya sa mata nito na parang patuloy na naghihinagpis. Nakakaramdam siya ng habag. Nakakadama siya ng pagka-ina sa sarili niyang ina.

Pero pagkatapos, makikita niya kung paano sila magkasamang-magkasama, kung paanong mayroon silang sariling mundo na hindi siya kasali, hindi niya kayang pasukin. At mahahabag naman siya sa sarili, kasabay ng pagsisisihan niya ang sarili niyang pag-aalala.

Pinaghihimagsikan niya si Malaya.

Pinaghihimagsikan niya si Malaya pero pag naiisip niya na lumaki ito nang walang ina, nakakaramdam din siya ng habag. At minsan-minsan, hindi niya maiwasang ieksena sa isip na yakap-yakap daw niya ang batang si Malaya at inaalo, sinasabihan na h'wag malungkot, lalaki rin ito, bubuti rin ang buhay nito. At pag malaki na ito, hindi na mahalaga na maaga itong naulila sa ina.

Kahit anong pigil niya sa sarili, hindi niya maiwasang makadama ng kaisahan kay Malaya. Dahil kahit ano pa ang sabihin, magkapatid sila. Magkapatid na'y halos pareho pa ng naging buhay.

Pinatay ni Lorie ang ilaw sa kuwarto ng mga magulang at isinara na ang pinto. Sana kaya, sinabihan niya si Eman na dito na lang muna para may kasama siya, para mayroon naman siyang kakuwentuhan? Pero kung si Eman lang, h'wag na. Tiyak, sasabihin lang ni Eman, busy ito, maraming dapat gawin. Naghahanda ang League of Filipino Students para sa malawakang rally kaugnay ng pagtataas na naman ng tuition fee. Gagawa

sila ng mga placards, gagawa ng manifesto, paplanuhin ang magiging programa. Pasensiya na siya.

Sasama lang ang loob niya.

Lately, pinag-iisipan na rin niya nang seryoso na dapat, ilayo na niya ang loob niya kay Eman. Hindi na niya maintindihan kung anong mentalidad meron ito. Di ba dapat, sa dami ng sama ng loob nila sa kanilang mga magulang, hindi sila susunod sa yapak ng mga ito, iibahin nila ang buhay nila? Laos na ang rebolusyon, tigilan na dapat iyan. Paulit-ulit lang ang kuwento ng panahon.

Tuluyan nang pumasok sa kuwarto niya si Lorie at bago pa man tuluyang lumapat ang dahon ng pinto, pinapahid na niya ang luha na umaagos sa kanyang pisngi.

# IKALABINLIMANG KABANATA

MINSAN, NAKAKAGULAT din ang ikot ng kapalaran. Halos walang logic. Halos parang himala.

Isang buwan na mula nang magpunta sina Anna at Roy sa bahay ng magulang ni Jinky; isang buwan na mula nang mapatotohanan nila na buhay si Karla at may anak ito na dinala sa Canada. Nasagot na ang isang tanong, pero nag-anak ng mas malalim na palaisipan. Kung isang anak lang ang dala ni Karla, nasaan 'yung isa pa?

Inabandon ba ni Karla, ipinamigay, namatay? Bakit aabandonahin? Kung ipinamigay ay kanino? Bakit hindi ibinalik na lang sa isang kasama, kahit kaninong kasama? Kung namatay, ano ang ikinamatay?

Halos pukpukin na ni Anna ang sarili niyang ulo. Kung magagawa nga lang na hugutin niya sa ulo ang kanyang utak at isa-isahin ang bawat himaymay niyon kung makukuha niya ro'n ang sagot! Sinisisi niya si Roy, sinisisi niya ang mga kasama, sinisisi niya si Jinky na sana, bago man lang namatay, ay gumawa rin ng paraan na ipaabot sa kanya ang balita! Di ba dapat lang naman na ipaabot sa kanya ni Jinky ang balita? After all, iyon mismo ang dahilan ng pagkakahuli nilang dalawa: ang magkatulong nilang paghahanap!

KUNG SINO ang kumalabit sa gatilyong pumatay kay Jinky, hindi na sinagot ni Roy at marahil, hindi na sasagutin pa. Hindi pa niya natutuklasan ang totoo at marahil ay hindi na matutuklasan pa, pero hindi na iyon mahalaga. Ang mahalaga, sa puso niya, hindi pa rin namatay ang pag-asa na pagdating ng panahon, malalaman niya ang buong katotohanan tungkol sa kanyang anak. Ang totoo, mas lumaki ngayon ang kanyang pag-asa.

"Roy, hindi natin naitanong sa nanay ni Jinky kung saan ba nakatira 'yong kapatid ni Karla. Baka sakaling nabanggit sa kanya."

"Oo nga, hindi natin naitanong. Pero palagay ko naman, hindi na iyon mababanggit ni Karla."

"Pero ang lagay, sa buong panahong ito: kahit sulat, hindi sumulat sa kanila si Karla? Kahit isang christmas card?"

"Narinig mo ang sabi ng nanay ni Jinky? Hindi na sila nagkita. Wala na silang balita."

"Roy, walang sinabi ang nanay ni Jinky na wala na silang balita. Ang sabi lang niya, hindi na sila nagkita. Hindi niya sinabi na ni hindi sila nagsulatan."

At mapapabuntunghininga na lang si Roy. "Anna, kung nagsulatan sila, siguro naman, kahit isang picture ni Malaya, magpapadala si Karla. At kung nagpapadala siya ng picture sa nanay ni Jinky, hindi na itatanong ng matanda kung ano na kaya ang itsura ng kanyang apo!"

Tatalikod siya kay Roy sa higaan at lihim na iiyak. Pero hindi rin lihim dahil maya-maya, yayakapin siya ni Roy. Yayakapin siya nang mahigpit at pauli-ulit na hahalikan sa buhok. At minsan, naririnig niya ang mahinang pagsinghot ni Roy at alam niya na umiiyak din ito. Iyak na halos ayaw pang ipamalay sa kanya. Iyak ng kawalang pag-asa.

Ibinuhos niya ang isip at panahon sa trabaho, sinikap konsolahin ang sarili sa mga testimonyang nababasa niya mula kung kani-kanino:

*Ginahasa ako ng walong lalaki.*

*Pinatay ang anak ko sa harap ko.*

*Nang barilin ang asawa ko, karga pa niya ang anak namin. Tumilapon ang bata at masama ang pagkakabagsak. Una pang namatay ang anak ko sa asawa ko.*

*Inutusan akong gahasain ang sarili kong kapatid.*

Sinikap niyang konsolahin ang sarili sa pagsasabi na hindi lang naman siya ni sila ni Roy ang dumanas ng trahedya. Ang sampung libong testimonya ay katumbas ng sampung libong karanasan. Ang sampung libong karanasan ay nagpapatunay lang ng madilim at madugong panahon sa mga pahina ng kasaysayan.

Ginusto nila ang buhay nila. Pinili nila ang sarili nilang landas. Walang ibang dapat sisihin at walang dapat ipagsisi.

Minsan, sa kalaliman ng gabi, magkatabi sila ni Roy, bigla siyang tinanong nito:

"Nagsisisi ka ba, Anna? Nagsisisi ka ba sa pagkakapasok mo sa kilusan?"

Hindi siya agad nakasagot.

"Ako, minsan, tinatanong ko rin sa sarili ko kung nagsisisi ba ako. Kung kasalanan ko ba ang nangyari sa mga magulang at kapatid ko. Minsan, sa totoo, kaya yata hindi ako maka-recover, dahil alam ko, kasalanan ko. Kung hindi dahil sa 'kin, hindi sila mapapahamak."

At umamin siya. First time sa buhay niya, umamin siya:

"Minsan, tinatanong ko sa sarili ko, unfit mother ba ako? Kasi kung mabuting ina talaga ako, hindi sana nadamay ang anak ko."

No'ng gabing iyon, nagtapatan sila ni Roy. Nagtapatan ng mga pakiramdam nila bilang hindi tunay na mabubuting anak at magulang. Na kaya halos ipinaubaya nila si Lorie sa ibang tao ay dahil hindi sila tiwala sa kanilang mga sarili na kaya nila itong alagaan at ipagtanggol . . . tulad ng di nila nakayang alagaan at ipagtanggol ang iba pa nilang mahal.

Nagtapatan sila at nag-iyakan at nag-aminan na minsan, kinukustiyon din nila ang kanilang mga sarili kung tama ba na inuna nila ang kilusan. Sasabihin nating para sa bayan, pero ano ang ginawa natin sa mga mahal natin? Hindi ba, sa huling suma, bago natin inisip ang pananagutan natin sa bayang ito, dapat, mas una nating inisip ang pananagutan natin sa sariling pamilya? Lalo na sa aking si Malaya, Roy. Baby lang iyon. Kahit ano ang gawin mo ro'n, gutumin mo, patayin mo, wala siyang magagawa. Parang ako na rin ang pumatay sa baby ko!

Anu't anuman, sa kabila ng mga bagahe ng isip at puso niya, alam ni Anna na walang pamimilian kundi ituloy ang buhay. At araw-araw pa rin siyang pumapasok sa opisina at sa gabi, nagsasara ng mga pinto at bintana at ilang saglit na tatayo sa harap ng nakakandadong pinto ng kanyang si Lorie. Pero hindi na siya nagpaparamdam. Hindi na niya pinangangahasang hipuin man lang ang seradura ng pinto.

Pero minsan, nakakagulat din ang ikot ng kapalaran. Halos walang logic. Halos parang himala.

AT SA araw na iyon, tulad ng lagi, abala si Anna sa pag-aayos ng stack ng mga papel. Abala ang tatlo pa niyang kasama sa pagbubukas ng mga sulat na tinanggap nila mula sa koreo. Inuunat nila ang mga testimonyang laman ng mga sulat at ipino-folder. Bawa't isa roon ay kailangang i-reproduce, minimum ng dalawa-tatlong kopya, para sigurado na mawaglit man ang orihinal ay hindi lubusang mawawala.

"Jay-jay, paki-xerox nga ito? Ibalik mo sa 'kin ang original, ha?"

"Sabi ni Sister Lourdes, hindi kaya maganda, i-encode natin sa computer lahat?"

"Eeeeee, si Sister Lourdes talaga! Ten thousand testimonies ito, kapatid! Ten thousand testimonies!"

Bumukas ang pinto sa harapan. Pumasok ang isang babae. Bata pa, mga twenty years old. Walang pumansin. Labas-pasok naman talaga ang mga tao dito. Kasama, kapatid ng kasama, bisita, dadalaw, makikitsismis . . .

"Magandang hapon po."

"Maganda pa kayo sa hapon. Tuloy!"

"Sige na, Cathy, kung may lakad ka. Ako na ang bahala rito."

"Sigurado mo?"

"No problem. Sige na. Ingat."

"Magandang hapon po."

"Sinagot ka na namin. Maganda ka pa sa hapon. Anything we can do for you?"

"Magtatanong lang po ako. Kung puwede pong mag-file ng claim."

A, claimant! Sabay-sabay na silang napatingin sa babae.

"Anna, claimant! Kaninong anak ka?"

"Victim din po ang tatay ko. Pati nga ho ang nanay ko kung tutuusin."

Ipinaglagay na ni Anna ng silya ang babae sa harap ng kanyang mesa. "Halika, maupo ka."

Ngayon lang nila ito nakita, kailangang ma-interbyung mabuti.

"Kaya lang, ba't ngayon ka lang? May form ka na ba?" Inabutan niya ito ng form. "Eto, o, pakitingnan mo." Tuloy pa rin ang isip niya sa ibang bagay. "Jay, ikaw ba, lalabas din? Nakalimutan ko pang makisuyo kay Cathy na ilaglag 'to sa mailbox paglabas niya."

"Basta ikaw. Akina."

"Thanks."

"Puwede ho bang ako na lang ang mag-fill up?"

Napatingin siya sa mukha ng babae. Na mabilis namang nag-explain:

"Ayaw ho kasi ng nanay ko. Gusto na raw niyang kalimutan ang lahat."

"Well . . ." nag-aalanganin si Anna, "sinusumpaan ang mga testimonies; paano mo susumpaan unless nakita mo? Tao ka na ba no'n? Wala ka pa yatang twenty."

"Twenty-one po."

"Dapat, ang nanay mo. O kaya, ang tatay mo. Ano ba ang pangalan ng nanay mo?"

"Sonia po. Sonia Gimeno sa pagkadalaga. Mrs. Lindsay na po ngayon. Nakapag-asawa po siya ng foreigner."

Napatango si Anna. Wala siyang recollection ng pangalang Sonia Gimeno. "A," nasabi niya. "Dating political detainee?"

"Hindi po. No'ng mapatay ang tatay ko, umalis na siya sa kilusan. Dinala na niya ako sa Canada."

Unti-unti ang pagbalot ng lamig sa katawan ni Anna. Sa anit niya, sa likod niya, sa dibdib niya. Lamig na sinikap niyang pigilin. Easy ka lang, Anna. H'wag kang mabigla. H'wag over-excited agad. For all you know, baka sampu-dalawampu-isandaan ang mga kasamang pumunta ng Canada pagkaraang lumabas ng kilusan.

"Pero nang mamatay ho ang stepfather ko, bumalik na ho kami rito."

Easy, Anna. Easy.

"Ma'am, may problema po sa pagkamatay ng tatay ko. Hindi raw malinaw kung sino talaga ang pumatay, kung militar o NPA. Pero sabi ng nanay ko, hindi siya naniniwala na nagtaksil ang tatay ko sa paninindigan niya. Sabi ko naman, kung gano'n . . . mas dapat maimbestigahan ang mga pangyayari, mas dapat lumitaw ang katotohanan. Para at least, ma-vindicate ang tatay ko."

Tuluyan nang hindi napigilan ni Anna ang panginginig. At, oo, ang panghihina ng mga tuhod. Sa palagay niya'y bibigay ang tuhod niya, matutumba siya, mawawalan siya ng malay. Kailangan niyang pigilan nang husto ang sarili. Ang babaing kaharap niya ay maaari ring isang pangitain lang na pag nawalan siya ng malay ay maglalaho at mawawala sa kanyang harapan. At hindi na niya makikitang muli.

Kailangang samantalahin, kapitan nang mahigpit ang pagkakataong ito. H'wag siyang bibitiw. H'wag siyang tanga, h'wag siyang hihimatayin.

Hindi na niya malaman kung paano pa nakuhang magdaan ng tanong sa lalamunan niya, samantalang sumasara na rin ang lalamunan niya sa tindi ng kaba at nginig:

"Ano ang pangalan ng tatay mo?"

"Fernando po. Fernando Magdangal."

At tuluyan nang tumigil ang lahat. Ang mundo, ang galaw, ang sarili niyang hininga, ang tibok ng kanyang puso.

"Ma'am? Something wrong? Hello?" at bigla, nagpapanic ang babae sa harap niya. "Excuse me po! Excuse me po!"

Nagkagulo ang dalawa pa niyang kasama sa opisina. Hindi pa niya maubos-maisip kung bakit sila biglang nagkagulo, bago niya na-realize na siya mismo ang pinagkakaguluhan.

"Anna! Anna! Bakit, bakit?"

"Tubig! Kumuha kayo ng tubig!"

# IKALABING-ANIM NA KABANATA

BUONG PANAHON sa loob ng nakaraang dalawampung taon—dalawampu't isang taon to be exact—iniisip-isip pa rin ni Karla kung buhay pa kaya ang babaing nag-iwan sa kanya ng anak nito. At paano kaya kung sa anong biro ng pagkakataon ay magkita silang muli. Maliit lang ang mundo, sabi nga ng iba. Kahit sabihin pa na nakasampa na sa bilyun-bilyon ang tao sa mundo, maliit pa rin iyon kung tutuusin. Sa lansangan, sa parke, sa sinehan, elevator, o ano pa mang kap'rasong lugar sa mundong ito, maaaring muling masalubong ng isang tao ang isang tao na hindi na niya gustong makita, o pinagtaguan pa nga, sa loob ng dalawampu't isang taon.

Ina-aassure na lang niya ang sarili na wala siyang dapat ikatakot o ihingi ng paumanhin. Wala siyang kasalanan sa kilusan; ang kilusan ang may kasalanan sa kanya. Pinatay nila ang asawa niya. Ibinigay ni Jinky sa kilusan ang pinakamahuhusay na taon ng buhay nito at sa huli, pinatay nila ito.

Not that minamasama na niya nang husto ang kilusan. Minsan ay pinangangatwiranan din niya ang mga kasama. Nasa isang panahon sila na halos bawat kilos at pasiya ay parang panunulay sa pagitan ng buhay at kamatayan. May mga naipahamak na si Jinky. Hindi puwedeng patawarin, para mo na ring isinugal ang iba pa.

Oo na nga, nalagay si Jinky sa sitwasyon na wala itong pamimilian kundi magturo para na rin sa sariling kaligtasan. Pero nalagay rin ang mga kasama sa sitwasyon na kailangang isakripisyo si Jinky para sa kaligtasan naman ng marami pang iba pa. Siya o sila. Isa o ang marami. Oo, hindi niya ganap na masisisi ang kilusan. Sa batas ng digmaan at maging sa batas ng buhay, may mga pasiya na parang panunulay sa pagitan ng buhay at kamatayan.

"Napilitan ako," sabi ni Jinky nang magkita sila. Kung saan-saan na raw siya hinanap nito, kung kani-kaninong kamag-anak at kakilala.

Finally, nakaupo silang magkaharap. Nakatukod ang mga siko nito sa hita at sa gano'n, baluktot na baluktot ang katawan nito. Madidiin ang mga haplos nito sa mukha, halos durugin ng palad ang mga buto sa ilalim ng mata at bunutin ang sariling buhok, na parang doon ibinubuhos ang galit sa sarili, gustong baguhin ang nagawa kung magagawa, linisin ang pagsisisi na nagpapahirap sa kaluluwa nito.

"Wala kasi akong nasa isip kundi matapos na lahat ng pahirap sa akin."

Nanginginig siyang mabuti sa harap ni Jinky. Diyos ko, kanina lang ay yakap niya nang mahigpit ang lalaking ito, halos ibaon niya rito ang kanyang sarili. Kanina lang ay mahal na mahal niya ang lalaking ito na matagal din niyang pinanabikan na makita't makasamang muli. Ngayon, sasabihin nito na nagturo siya? Na napilitan siyang ipahamak ang mga kasama na minahal nilang pareho, itinuring na mga kapatid?

"Hayup ka, Jinky . . ."

Inangat ni Jinky ang mukha sa kanya. Makirot, nagpapaunawa't nagpapaaawa ang mga mata ni Jinky.

"Gusto kong makalabas para mahanap ka . . . mahanap kayo ng anak natin."

Sa isang iglap, pinagsusuntok niya si Jinky: sa ulo, sa mukha, sa tenga, sa leeg. At ni hindi ginawa ni Jinky na sunggaban ang mga kamay niya. Isinasangga lang nito ang mga kamay, umiilag kung magagawa, pero sa kabuuan ay tinatanggap nang walang tutol ang kanyang mga suntok.

"Bakit mo ginawa 'yon? Bakit mo ginawa 'yon!"

Sa huli, siya rin ang nagsawa. Napaluhod na lang siya. Naitakip ang mga kamay sa sariling mukha. Napasubsob sa kandungan ni Jinky.

Hindi siya niyakap ni Jinky. Nanatiling nakalaylay ang mga kamay nito sa magkabilang tagiliran. Marahil, nagdaramdam si Jinky na maski siya, maski siya na lang, ay hindi pa nakaunawa rito. Siya na kung saan-saan, kung kani-kanino nito hinanap, marahil ay hindi na para tiyakin lang kung buhay pa siya, kundi para makahanap na lang ng makauunawa, magpapatawad dito. Marahil, mismo si Jinky ay hindi maunawaan, hindi mapatawad ang kanyang sarili.

Ang tagal nila sa gano'ng ayos. Sa huli, nakontrol din niya ang iyak niya. May iba pang mas mahalagang gawin bukod sa umiyak. Kailangan nilang pag-isipan ngayon ang kaligtasan ni Jinky.

"Paano ka ngayon?" sabi niya. "Hahatulan ka ng mga kasama."

"Alam ko," sinabi iyon ni Jinky sa paraang resigned. Parang, oo, tanggap ko. Ang tanong na lang ay kung sino ang gagawa at kailan gagawin. At saan. "Hindi ako puwedeng magtagal dito. Baka madamay ka."

Iniangat na niya ang mukha kay Jinky. Hinaplos ang pisngi nito. Ang lalaking ito, tiyak niya ngayon, na minahal niya noon at patuloy na minamahal. Sa kabila ng lahat.

"Kinukuha na kami ng mama ko," sabi niya. "Noon pa naman sila nag-file ng petisyon para makuha ako. Kaya lang, napasok ako sa kilusan. Pine-petition nila uli ako ngayon."

Lumatay uli ang kirot sa mukha ni Jinky. Parang sinasabi, ikaw na lang ang mayroon ako ngayon . . . kayo ng anak natin. Mawawala ka pa rin ba?

"Kailan ang alis n'yo?"

"Sasama ka," sabi niya. Kahit sa isang sulok ng isip niya, siya mismo'y gustong matawa sa sinabi niya. Ano ka, hilo? Kung magsalita ka, para kang pupunta lang sa Bulacan!

"Pa'no naman ako makakapunta ng Canada! Wala namang magpepetisyon sa akin."

"Gagawa tayo ng paraan. Jinky, gawan natin ng paraan. Hindi ka puwedeng manatili rito. Hindi kita maiiwan dito!"

Magdamag silang nag-iyakan ni Jinky. Isang magdamag lang ang mayroon sila, ilang maikling oras na natitira. Hindi puwedeng magtagal dito si Jinky, baka masundan ito rito. Kailangan nitong umalis bago mag-umaga.

Napakaikli ng magdamag para sa sarili naman niyang pangungumpisal. Para sa paghahain naman ng sarili niyang katotohanan. Na nagsimula no'ng tahimik na gabi kung saan pati mga dahon ay walang galaw, pati hangin ay walang kibo. Isang uri ng katahimikang nakakumot sa mundo bago ang hagupit ng bagyo.

HINDI NA niya alam kung anong baryo ang pinagdalhan sa kanila ni Mang Kardo pagkaraang isakay sila ni Tatay Manuel sa kariton nito na hila ng kalabaw. May kutob siyang malapit lang, pinatagal lang ang biyahe nila ng kabagalan ng kalabaw. Kalaliman pa rin ng gabi nang dumating sila sa bahay ni Mang Kardo. Hindi lang niya masasabi ang tiyak na oras dahil wala siyang relo. Pero masasabi niya na kalaliman ng gabi batay sa dilim at katahimikan ng paligid

Tulog sa dibdib niya si Malaya. Nakakaramdam siya ng pananakit at tila paghilab ng tiyan niya pero sabi niya sa sarili, dala lang siguro ng pagod. Saka ngawit. Ngawit na ngawit siya sa ilalim ng bunton ng mga dayami. Maski si Malaya ay pawis na pawis. Madalas ngang inaangat niya ang dayami para papasukin ang konting hangin. Awang-awa siya sa bata.

Pinalitan niya agad ito ng damit. Ipinagtimpla agad ng gatas. Humiga siya at iniunan ito sa kanyang braso.

Binigyan siya ng unan ng asawa ni Mang Kardo. Saka kulambo. "Malamok dito, Ineng. Baka hindi kayo makatulog."

"Karla po ang pangalan ko," pakilala niya.

"Oo, sinabi na sa akin ng Mang Kardo mo. Ako naman si Julia. Itawag mo na lang sa akin kung ano ang gusto mong itawag sa akin," at ang pahimutok na bigkas: "Bakit ba kayo napasok sa ganyan?"

Pero hindi naman naghintay ng sagot si Aling Julia. Kasunod niyon ay tinanong siya kung hindi ba siya nagugutom. Sa totoo, nagugutom siya—di ba palagi namang nagugutom ang buntis, lalo na kung malaki na ang tiyan!—pero sagot niya, "Busog ho ako." Sa nakikita niyang kalagayan ng buhay nina Mang Kardo, naisip na niya agad na hangga't maaari, hindi siya dapat nagugutom.

Hindi na siya nakatulog sa hulihan ng gabing iyon. Inihahanap niya ng sagot sa isip ang tanong ni Aling Julia. Bakit nga ba sila napasok sa ganito.

Tanong na hindi masasagot ng bukod pa sa retorikal na sagot: dahil sa bayan. Para ipagtanggol ang naaapi. Para ipakipaglaban ang kalayaan. Tanong na nahihiya na siyang sagutin ngayon dahil ang nag-iisang sagot na alam niya, ay nabamban na maski sa sarili niyang pandinig.

Umiyak siya sa hulihan ng gabi. Inihahanap pa rin ng sagot ang tanong na hindi masagot. Diyos ko, ano 'tong ginawa namin sa buhay namin. Ano itong ginagawa namin sa aming mga anak.

Pero maghapon kinabukasan, pilit niyang kinukumbinse ang sarili na may saysay ang buhay na pinasukan nila ni Jinky. May saysay at may kahulugan.

ILANG ARAW lang siya sa bahay nina Mang Kardo. At araw-araw sa loob ng mga araw na iyon, wala na siyang ginawa kundi maghintay kay Tatay Manuel. Di ba, pangako naman sa kanya ni Tatay Manuel, susunduin sila nito sa pinakamaagang panahon? "Palalagpasin lang natin ang mga sundalo. Pag wala na sila at malinis na ang lugar, susunduin ko kayo ng bata. Hindi ko man kayo masundo, hahanap ako ng konek sa anak ko para maipaalam agad ang kinaroroonan n'yo. Para masundo kayo ng mga kasama."

Araw-araw siyang naghintay kay Tatay Manuel, naghintay pati kay Mang Kardo sa pag-uwi nito mula sa bukid. Baka kasama na nito si Tatay Manuel, baka may pasabi si Tatay Manuel, baka ipinahahatid na sila ni Tatay Manuel pabalik sa bahay nito.

Hapon isang araw, lagpas-lagpasan na sa takdang oras ng pagdating ni Mang Kardo ay wala pa ito. Dumilim na ang paligid, nagsindi na ng

gasera si Aling Julia, ay wala pa rin ito. Nagkantahan na ang mga kuliglig at lumiwanag na ang mga ilaw ng alitaptap ay wala pa rin. Kinakabahan na siya, kinakabahan na si Aling Julia. Bandang huli ay nagpalit na ito ng tsinelas at naglagay na ng alampay. "Titingnan ko nga kung nasaan na ang Mang Kardo mo. Ku, baka napainom na naman iyon!" Iyong baka napainom lang si Mang Kardo, sinabi ni Aling Julia sa isang paraan na parang kinokonsola nito ang sarili. Nabasa niya sa mukha ni Aling Julia na hindi iyon ang ipinag-aalala nito. Higit pa ro'n. Waring nag-alala ito sa buhay ng asawa.

Kinabahan siya. Diyos ko, ano na kaya ang nangyari kay Mang Kardo. Diyos ko, baka may masamang nangyari kay Mang Kardo. Nakaramdam siya ng matinding takot na kung may masamang nangyari kay Mang Kardo, siya at wala nang iba pa ang dahilan.

Kasunod ng pag-aalala niya kay Mang Kardo, nag-alala rin siya sa buhay nila ni Malaya. Lalo na kay Malaya. Paano si Malaya oras na may nangyari sa kanya? Kailangan niyang iligtas ang bata.

Dali-dali niyang binihisan si Malaya. Pag binabalikan niya sa isip ang lahat, hindi niya maiwasang purihin ang sarili na wala pa man ang masamang balitang hinihintay niya, inihanda na niya si Malaya. Gano'n kalakas talaga, sa palagay niya, ang instinct ng isang babae!

Dali-dali niyang inilagay sa bag ang mga gamit ni Malaya: baro, lampin, sweater, pajama, mga bote, gatas. Higit sa lahat, ang gatas. Kahit paubos na ang laman ng lata. Dinalaw pa siya ng pag-aalala kung paano na pag naubusan ng gatas si Malaya. Kinuha niya sa sampayan pati mga basang lampin nito.

Tapos, naramdaman niya, parang may gulo. Parang may nakita siyang tumatakbo. Diyos ko, pinasok na yata sila ng mga sundalo! Binalot niya ng kumot si Malaya. Karga na niya ang bata bago pa man pahangos na dumating si Mang Kardo. Hinagip siya nito sa braso.

"Si Aling Julia mo?" Hindi na naghintay ng sagot. "Kailangang maialis kayo ng bata rito ngayon din!" Hindi na naghintay ng tanong. "Pinatay ng mga sundalo ang buong pamilya ni Manuel!"

Gimbal siya. Matinding-matinding pagkagimbal. Habang sa labas, dumadami na ang nagtatakbuhan. Nagkakagulo na, nagsisigawan na ang mga tao.

"Sunog! Hoy, lumabas kayo! Sunooog!"

"Neneng! Naku po, si Neneng, nasaan! Neneng! Neneeengg!"

Ang laki na nga ng sunog. Bakit biglang-biglang ang laki ng sunog? Paano nangyari na nagkakasunog na pala'y hindi pa niya namamalayan? Sumasagitsit ang apoy, naglalangitngitan ang mga natutupok na pawid, kahoy, yero. Umiinit ang singaw ng hangin.

"Takbo kayo, dali! Ang laki na ng apoy! Ang mga bata! Kunin n'yo ang mga bata!"

"Julia! Juliaaaaaa!"

Binitiwan siya ni Mang Kardo para hanapin ang asawa. Sa tingin niya'y iglap na nakalimutan na siya ni Mang Kardo. Walang panahong sundan ito. O hilingin dito na tulungan siya, h'wag siyang iwan, may dala siyang bata at buntis pa! Lalong walang panahong usisain pa tungkol sa nangyari sa pamilya ni Tatay Manuel. Narinig na niya: pinatay ng mga sundalo ang buong pamilya. Malinaw na iyon.

Doble-doble ang pagkagimbal niya sa harap ng masamang balita at lumalaking sunog. Pero hindi nawala ang isip niya. Minsan hanggang ngayon, pinupuri pa rin niya ang sarili na hindi nawala ang isip niya. Binitbit niya ang bag ng mga gamit ni Malaya at itinakbo na niya ang bata. Siniguro pa niya na ang bata ang dala niya sa loob ng kumot na nakabalot dito. Takbo siya, walang patumanggang takbo. Humalo sa karamihan, gumitgit sa karamihan. Tumitilapon ang mga laman ng kariton na itinutulak ng isang lalaki. Halos bitbitin ng isang ina ang anak na itinatakbo nito habang karga ang isa pa. Naghahari ang hagulgulan at sigawan at mga panangis. Ang laman ng isip niya, kailangan niyang makalayo agad. Hindi, hindi lang iyon. Ang tunay na laman ng isip niya, kailangan niyang puntahan ang bahay ni Tatay Manuel, daluhan ang mga ito, iligtas kung magagawa pa. Sumisigaw ang isip niya. Tatay Manuel. Nanay Anchay. Rissa. Nene. Diyos ko, h'wag po. Tulungan mo po ako. H'wag mong sabihing patay na sila.

Diyos ko, h'wag po. H'wag po!

Diyos ko, parang awa mo na. Kahit ngayon lang, tulungan mo po kami! Kahit ngayon lang po, Diyos ko!

Sumisigaw siya ng panangis habang magkasamang itinatakbo ang batang karga niya at ang bata sa loob ng kanyang tiyan.

# IKALABIMPITONG KABANATA

NOONG MALIIT pa siya, madalas na pinipilit ni Malaya na hanapin sa sariling alaala ang panahon na nasa Pilipinas pa sila. But of course wala kang mare-recall, sasabihin ng mama niya, dahil baby ka pa lang no'n. Isang taon ka pa lang nang umalis tayo sa Pilipinas.

Itatanong niya sa mama niya: bakit tayo umalis? At sasabihin ng mama niya: kasi, pinetisyon tayo ng lola at lolo mo. Ano 'yong pinetisyon? Bakit nila tayo pinetisyon? Bakit sila umalis ng Pilipinas? Bakit tayo umalis?

Sasabihin ng mama niya, kasi, magulo sa Pilipinas. Martial law. Ano 'yong martial law? Bakit nagkaroon ng martial law?

Ipapaliwanag ng mama niya na ang martial law ay ibinaba ni Marcos para matigil ang kaguluhan. At sasabihin niya na iyon naman pala, bakit sasabihin mong magulo pa rin.

Hanggang sa napilitan na ang mama niya na ikuwento sa kanya ang kasaysayan ng Pilipinas. Sa umpisa'y ang martial law regime, pagkaraa'y ang pre-martial law, pre-Marcos, panahon ng Hapon, giyera ng Amerika kung saan nasangkot ang Pilipinas, panahon na naipagwagi na sana ng mga katipunero ang digmaan laban sa Espanya bago pataksil na ipinagbili sa Amerika ang bansa sa halagang umabot lang sa two dollars kada tao. Pabalik

nang pabalik ang kuwento hanggang sa pinakalumang panahon, hanggang sa panahon pa nina Bonifacio at Rizal.

At sa huli, ang panahong kinamulatan nito. Ang sarili nitong pagkakasangkot sa kilusan. Ang mga taong nakilala't nakasama. Ang mga hinuli't pinatay. Ang kanyang ama.

Looking back, parang ang tagal bago ikinuwento sa kanya ng mama niya ang tungkol sa kanyang ama. At nang finally ikinuwento iyon sa kanya, parang kahapon lang nangyari. O no'ng isang araw lang. Malungkot at madilim ang mukha nito.

"Pinatay siya," sabi ng mama niya.

"Nino? Bakit?"

"Ng mga sundalo. Kasi, NPA siya."

Lumaki siya sa paniwala na mga sundalo ang pumatay sa kanyang ama. Nahuli raw ito, pinahirapan at pinatay. Nahuli dahil lumabas ng area niya ng trabaho para hanapin sila, silang mag-ina, na para na rin sa sarili nilang kaligtasan, ay itinago ng tatay niya sa bahay ng mga magulang ng isang kasama. Pero pinasok ng mga sundalo ang baryo at napilitan ang ama ng kasama na ilipat sila ng lugar. Later, nabalitaan ng mama niya na pinatay ang buong pamilya ng kasama. Kung dahil hinahanap tayo, hindi ko alam. Pero sa tingin ko, si Roy ang kanilang hinahanap. Si Roy ang anak ng pamilya, hindi tayo.

Nakaligtas sila, sabi ng mama niya, dahil ang ginawa nito, iniuwi na siya sa Maynila. Naiisip kita, sabi ng mama niya. Naisip ko, hindi ko kayang itaya ang kaligtasan mo. Kung may commitment ako sa buhay na ito, dapat, nasa 'yo ang pinakauna at pinakamalaki kong commitment.

Umiyak siya nang malaman na pinatay pala ang tatay niya. Inimagine niya kung paano ito pinahirapan at pinatay. At dahil ikinuwento rin ng mama niya na noong panahon daw ng Japanese occupation, binabayoneta ang mga preso o ibinibitin nang patiwarik, inimagine niya na gano'n din ang ginawa sa tatay niya. Noon higit na naging totoo sa kanya ang tatay niya, at lumaki siya na mahigpit ang bonding sa ama na ni hindi niya nakilala, na ni larawan ay walang maipakita ang kanyang ina.

May isang pagkakataon na ginulat niya ang buong klase sa thesis na kanyang sinulat, kung saan ang topic ay maikling pagpapakilala sa kuwento ng kanyang-kanyang bansa. Inumpisahan niya ang kanyang thesis sa dalawang pangungusap na punung-puno ng pagmamalaki:

"My father was an activist who joined the revolutionary movement during the Marcos regime. He was killed by the military."

Saka lang niya tinalakay ang kalagayan ng bansa na nag-udyok sa mga taong katulad ng kanyang ama't ina na pasukin ang magulo't mapanganib na buhay ng mga rebolusyonaryo.

Sa kanyang kamusmusan, sinikap pa ni Malaya na idrowing ang mukha ng ama batay sa deskripsyon ng mama niya, at paulit-ulit na nabubuo sa kanyang drowing ang lalaking kulot ang makapal na buhok, may ilong na di katangusan pero di naman pango, may mata na di naman malaki pero di naman singkit. Nag-aral siya ng fine arts sa kanyang paglaki at naging pulido ang kanyang mga sketches, ay kinopya niya ang sariling mukha at nilagyan ng makapal at kulot na buhok ng isang lalaki, pinatangos nang bahagya ang ilong na sabi ng mama niya ay mas matangos naman nang konti sa ilong niya, at di man siya sigurado, itinuring niya na ito ang larawan ni Fernando Magdangal, ang kanyang ama.

Isang summer bago pa man sila tuluyang bumalik ng Pilipinas, sumama siya sa Philippine tour na inorganisa ng isang grupo ng mga Filipino-Canadians. Gustung-gusto niyang makatapak sa lupang sinilangan. Marami sila na ngayon pa lang unang makakapunta sa Pilipinas at nang bumaba sila ng eroplano, hindi niya natiis na di humalik sa lupa bilang pagbibigay-galang sa sariling bansa at sa kanyang ama. Nahiya rin siya sa kanyang ginawa, parang masyadong madrama; pero wala namang natawa sa mga kasama niya. Sa halip, 'yong isang thirty years old na kasama nila, humalik din sa lupa. Si Paolo naman na mas ka-close niya kaysa sa iba, inakbayan siya nang mahigpit. At iyong iba pa, nakita niya na nagpapahid ng luha.

Marahil, silang mga nasa malayo, mga lumaki man o tumanda na sa ibang bansa, kailanman ay hindi napatid ang gintong tali na nag-uugnay sa kanila at sa sariling bayan.

May malinaw na itinerary ang kanilang grupo: Intramuros kung saan nakita niya ang mismong selda ni Rizal at memorabilia nito, Cultural Center kung saan nanood pa sila ng pagtatanghal, Angono para silipin ang mga obra ng isang pamilya ng mga pintor at, gayundin, para pasyalan ang isang makeshift classroom ng mga batang pito at walong taon, pinagtuturuan ng isang teacher na hindi sumusuweldo sa gobyerno, kundi ang tanging basehan para magturo ay ang hangaring maka-contribute ng kaalaman sa mga batang hindi makapasok sa tunay na eskuwelahan. Nag-ambag-ambagan sila para sa pambili ng libro, lapis at papel at ang matira, sabi nila, ay para sa teacher na rin. Touched siya na sa bayan niya, merong mga tulad ng teacher na ito na hindi matatawaran ang commitment sa kanyang propesyon at sa kanyang bayan.

Pinasyalan nila sa Laguna ang gawaan ng mga wood carvings, bumili ng ilang mga bagay na kaya nilang dalhin sa Canada. Pinasyalan nila ang simbahan ng isang relihiyon na ang sinasamba ay hindi si Kristo kundi si Rizal. Pinasyalan nila ang mismong bahay kung saan isinilang si Rizal.

Gustung-gusto sana niyang hanapin ang bayan ng kanyang ama pero sabi ng mama niya, hindi na nito natatandaan. Saka maikli lang ang panahon nila sa Pilipinas at hindi naman siya puwedeng humiwalay sa grupo niya, na bago pa man sila lumipad ay plantsado na ang mga plano: isang gabi sa Tagaytay, tatlong araw sa Puerto Prinsesa at dalawang araw sa Baguio at isang gabi sa Ilocos, sa mismong hotel na ipinatayo ni Marcos para sa kasal ng anak niyang si Irene. Mismo ang dalawang kapatid ng mama niya ay hindi niya napasyalan; sila na lang ang dumalaw sa hotel na tinutuluyan niya. Dinala siya ng mga ito sa isang restaurant ng tunay na pagkaing Pinoy, kung saan habang kumakain ay tinutugtugan sila ng rondalla.

Ngayon lang sila nagkita-kita nang personal. Nakilala lang siya ng mga ito sa retrato. Mas maganda raw pala siya sa totoong buhay, sabi sa kanya. At mataas siya kumpara sa mga magulang niya. Ang tatay niya, bagamat 5'5" ang taas, ay tingining maliit dahil maliliit ang biyas. Tawanan sila habang sinasabi ito, na parang mayroon din silang fond memories sa kanyang ama.

"Mabuti, hindi ka nagmana sa kanya. Pero kung naging lalaki ka, baka naging maliliit din ang biyas mo."

Nagpakuwento siya ng tungkol sa tatay niya. Una raw nila itong nakilala noong bago mag-martial law, pero kung sino man itong Jinky na ito na sinasabing napangasawa ng nanay niya, hindi nila agad ma-identify. Madami silang nagpupunta sa bahay noon. Minsan, doon nagmimiting; minsan, doon nagpapraktis ng kanilang mga kanta. Anak na raw siya ng mama niya bago nila nasiguro kung sino si Jinky.

Isang araw raw, walang kaabug-abog na dumating ang mama niya at karga siya nito. Gulat na gulat sila.

"Mga six months old ka na. Inasbaran nga namin siya ng tanong. Kelan ka nanganak, sa'n ka nanganak, pa'no ka nanganak? Hindi namin ma-imagine na manganganak siya sa bundok!"

Sumunod na nakita raw nila ang tatay niya, ilang linggo pagkaraang umuwi sila rito ng mama niya. Kabang-kabang pa nga raw sila nang kumatok ito sa kalaliman ng gabi. Hindi pa nga raw nila mapatuloy. Unang sabi pa nga raw nila, wala rito si Sonia.

Isang gabi lang nagtagal sa kanila ang tatay niya. Umuwi ito sa probinsiya ng mga magulang. Pagkatapos, nabalitaan na lang nila, patay na.

Nagtataka siya. Paanong makakauwi pa rito ang tatay niya? Akala ba niya, nahuli at pinatay ng mga sundalo? Ibig n'yong sabihin, hindi pa siya nahuhuli noon?

"Nahuli siya at nakalaya pa," sabi ng isang tita niya.

"Tapos, hinuli po uli at pinatay?"

"Pinatay siya sa probinsiya ng mga magulang niya. Pero sabi, hindi raw ng mga sundalo . . . kundi ng mga NPA rin."

Natatandaan pa ni Malaya kung gaano kalaki ang pagkagimbal niya sa bagong kuwentong ito. Pakiramdam niya, bumagsak sa kanya ang mundo at napitpit ang kanyang utak.

Nang maka-recover, sumigaw ng pagtutol ang loob niya. Galit na galit. Hindi puwede! Ano ba kayo, Tita; hindi puwede 'yang sinasabi n'yo! Makabayan ang tatay ko! Namatay siya para sa bayan!

At nang makaya niyang pahupain ang sigaw ng isip niya, tumawa siya. Tumawa siya nang malakas na parang ang narinig ay isang bago, patok na patok na joke!

"Paano siya papatayin ng mga NPA? Tita, NPA siya, pa'no siya papatayin ng mga kapwa niya NPA?"

Nakita niya kung paano kinabahan ang dalawang tita niya. Na parang bigla nilang na-realize na may nagawa silang masama. Na kung maaari lang, bawiin nila ang lahat ng kanilang sinabi.

Tumindig siya at sa pagtindig niya, umusog ang silya at lumayo sa kanyang likuran. Hindi na siya tumatawa. Mga taksil lang ang pinapatay ng sariling kakampi! Ibig n'yong sabihin, taksil ang tatay ko? Wait. Hindi naman. Nagkakapatayan din bunga ng power struggle. Tulad ng nangyaring pagpatay kay Andres Bonifacio, right, Tita? Sabihin n'yo na lahat ng posibleng maging dahilan, except na taksil ang tatay ko!

"H'wag nga kayong ganyan! Pa'no magkakagano'n? Sundalo ang kalaban niya, NPA siya! Pa'no magkakagano'n?"

"Sssh!"

Umilap ang mga mata ng tita niya at naalala niya na kahit hanggang sa mga panahong ito, kahit panahon na ni Cory, taboo pa rin ang salitang NPA.

"Hindi ba naikukuwento sa 'yo ng mama mo? Pinagbintangan siyang nagtaksil sa kilusan. Hinatulan ng kamatayan ng sarili niyang mga kasama."

Nang gabing iyon, magdamag siyang iyak nang iyak nang iyak. Bigla'y gusto niyang baguhin ang mga pangyayari at huwag na silang magkita-kita ng mga tita niya, huwag na niyang marinig ang kuwento ng mga ito. Gusto niyang lumayo. Gusto niyang umalis sa bayang ito at bumalik na sa Canada. Gusto niyang takasan ang masamang balita na isinalubong sa kanya ng bayang ito, ng bayang ito na halos buong buhay niya . . . ay pinangarap niyang balikan!

# IKALABINGWALONG KABANATA

HINIPU-HIPO NI Karla ang laylayan ng nakasabit na wedding gown, dinama ang kinis at dulas niyon sa dulo ng kanyang mga daliri, saka dinala sa kanyang labi at hinagkan. Ito ang gown na isusuot ni Malaya sa kanyang kasal. Laging maagang kumilos at hindi kailanman inugali ang mag-apura, siniguro ni Malaya na yari na ang gown niya halos dalawang linggo pa man bago ang takdang araw.

Ang bilis talaga ng panahon, naisip niya. At nagbabago ang mga tao kasabay ng pagdaan ng panahon. Tulad niya, tingnan mo siya ngayon. Hindi na siya iyong dating batang ina na nginig sa pagtakas hindi lang sa mga kaaway kundi pati sa mismong mga kasama. Ikakasal na ang sanggol na parang kailan lang ay karga niya at ipinagkakanta pa nga ng mga makabayang kanta sa kalaliman ng gabi.

Nakakalungkot din na ikakasal na si Malaya. Pero wala naman siyang tutol kay Paolo. Kaibigan na ito ni Malaya mula pa sa haiskul at gano'n katagal na rin niyang itinuring na anak. No'ng mamatay ang asawa niya at magdesisyon siya na bumalik na ng Pilipinas (buhay pa man si Edward ay naiisip-isip na niya iyon, sa totoo lang), hindi lang si Malaya ang tinanong niya kundi pati si Paolo.

"Matagal na rin ho namin 'yang pinag-uusapan ni Malaya," nagulat pa siya sa sagot ni Paolo. Kay Paolo pa niya nalaman na iyon din pala ang gusto ni Malaya. "Sabi namin, pag kasal na kami, kung papayag kayo . . . maninirahan kami sa Pilipinas kahit ilang panahon." Saka mabilis na idinugtong nito: "Kasi, Tita . . . gusto na ring umuwi ro'n ng mga magulang ko."

Better still, napagkasunduan nila sa huli, sa Pilipinas na mismo pakasal sina Paolo at Malaya. Na pinayagan din naman ng mga magulang ni Paolo.

Anim na buwan na sila rito. Nakapag-settle na silang pare-pareho more or less. At ngayon ay nakatakda na nga ang kasal nina Paolo at Malaya.

May mahinang katok sa pinto ng kanyang kuwarto. "Bukas iyan," sabi niya.

Sumungaw ang katulong. "Ma'am, andiyan na po ang mga bisita n'yo."

Sina Roy at Leila at wala nang iba . . . anuman ang kanilang mga tunay na pangalan!

"Papasukin mo. Sabihin mo, bababa na 'ko."

May konti pa ring panginginig sa kalamnan niya pero alam niya, hindi naman iyon nahalata ng katulong. Pinuri niya ang sarili, na na-master na niya ang pagpapakabanayad ng tinig kahit sa totoo, sumisirit ang dugo niya sa loob ng kanyang mga ugat na parang ragasa ng tubig sa kalakasan ng bagyo. No'ng una ngang mangyari iyon, no'ng bagong balik sa Canada si Malaya mula sa Pilipinas at sitahin siya tungkol sa tunay na nangyari kay Jinky, natakot siya na baka sa bilis ng sirit ng kanyang dugo ay bumara o sumabog ang maliliit na ugat niya at magsanhi ng aneurism.

"Totoo ba?" sita sa kanya ni Malaya. "Totoo ba?"

Natakot siya na baka biglang magwala si Malaya. Buong buhay na mild ang character ng anak niya. Mahinahon, thinking person. Pero no'ng mga sandaling iyon, kinatakutan niya na bigla itong magwala.

"Hindi ko alam," sabi niya. "Puro haka-haka lang, bintang lang lahat. Walang nakatitiyak kundi 'yon mismong pumatay sa tatay mo."

Tumingin sa mukha niya si Malaya na parang tinitiyak sa mukha niya kung nagsasabi ba siya ng totoo. Saka umiyak. Umiyak nang umiyak at

niyakap niya ito nang mahigpit. Umaahon sa dibdib niya ang hinanakit; hinanakit na sa lahat ng panahong ito ay sinikap na niyang burahin.

Putris naman. Dalawampung taon na niyang pinag-aralang mapangibabawan ang hinanakit niya. Kahit no'ng una pa man, tuwing mahihiga siya sa gabi at mahihiga rin sa alaala niya ang kamatayan ni Jinky, lilibangin niya ang sarili sa pagsasabi na tapos na iyon, huwag na siyang umiyak. Ibang araw na bukas. At pag gumising siya sa umaga na ang kamatayan pa rin ni Jinky ang unang babangon sa kanyang isip, dinadasalan niya ang sarili ng positibong pananaw: H'wag na niyang isipin iyon, wala na iyon. Ibang araw na ngayon. Kahapon pa ang kahapon, bukas pa ang bukas. Iyong ngayon ang intindihin niya dahil iyon ang mayro'n siya ngayon.

At ipaaalala niya sa sarili na ang pangalan niya'y Sonia. Sonia at hindi Karla. Namatay na si Karla sa araw na pinatay si Jinky. Inilibing na niya sa Pilipinas.

Pero ngayon, eto't buhay na buhay na naman si Karla! Buhay na buhay dahil siya, bilang si Karla, ay nakatakda ngayong humarap kina Leila at Roy.

UMPISA PA man nang dumating sila rito, binabanggit-banggit na ni Malaya na gusto nitong hanapin ang opisina ng NGO na naglilikom ng testimonya ng mga biktima ng martial law. "H'wag kang magagalit, Ma. Pero gusto ko pa ring ipaalala sa kanila ang kaso ng tatay ko. Gusto ko pa ring malaman ang totoo. Gusto kong linisin ang pangalan niya."

Ninerbiyos siya kasabay ng kagustuhan niya na pagtawanan ang idealismo ni Malaya. Paano mo pa lilinisin iyon? gusto sana niyang ipamukha rito. Akala mo ba, aamin ang kilusan na sila ang pumatay sa tatay mo? Hindi ka ba nagbabasa ng balita? Ayan nga't kailan lang, may nahukay na mass grave ng mga kasama na pinaghihinalaang pinatay ng sarili nilang mga kasamahan. Dahil pinaghinalaang mga infiltrator. Dahil ang dami na raw nahuhuli sa ranggo nila, at wala raw magbebenta sa kanila sa kaaway kundi sariling mga kasamahan din! May umamin na ba? May umako na ba ng responsibilidad?

"Wala silang makukuhang claim," sabi na lang niya. "Bakit, sa palagay mo ba, hindi sila lalabanan ng mga Marcos? As far as the Marcoses are concerned, walang human rights violation na nangyari no'ng panahon nila."

"Hindi 'yong pera, Ma. 'Yong katarungan. 'Yong kasaysayan na dapat maituwid. Ma, gusto kong maibangon ang dangal ng tatay ko. Utang natin iyon sa kanya."

Hanapin ang katotohanan, ituwid ang kuwento. Hindi gano'n ang ibig sabihin ni Malaya. Ang ibig nitong sabihin, patunayan at patotohanan na mga sundalo talaga ang pumatay sa kanyang ama. Dahil iyon lang ang magpapatunay at magpapatotoo na kailanman ay hindi ito naging taksil.

Awang-awa siya kay Malaya. Pero dumating na sa kanila ang panahon na hindi na niya ito makokontrol. "*Ang inyong anak ay hindi ninyo anak*," sabi nga ng isang tula. "*Sila ay mga anak ng buhay!*"

Kinumbinse na lang niya ang sarili na sa dinami-dami na magpa-file ng claim—mahigit sampung libo, nabasa niya sa diyaryo—hindi na masusing pag-aaralan pa at iimbestigahan ng mga kinauukulan ang bawat isang testimonya. At mangyari man na imbestigahan nila at sa huli, ang mapatunayan ni Malaya ay ang pagtataksil ni Jinky sa kilusan . . . a, malaki na rin naman siya, siguro naman ay matatanggap na niya iyon. At least magkakaroon ng closure.

Tapos, isang araw, ibinalita sa kanya ni Malaya na nahanap na nito ang opisina ng NGO. Nakapag-file na ito ng claim.

"May nakilala ako, Anna raw ang pangalan niya. Naging mga kasamahan n'yo raw sila ng tatay ko. Ang asawa raw niya, si Roy."

Pakiramdam niya ay tumigil ultimo daloy ng kanyang dugo na nagsanhi ng panlalamig niya mula ulo hanggang talampakan. Lalo na nang idugtong ni Malaya na hinimatay ang babae nang malaman na Malaya Magdangal ang kanyang pangalan.

"Ewan ko kung may kinalaman sa akin. Pero tingin ko talaga, para siyang nakakita ng multo nang sabihin ko na ako si Malaya Magdangal. Ma, puwede ka raw ba nilang madalaw? Gustung-gusto ka raw nilang makita."

Pa'no naman niya nalaman na Magdangal ang tunay na apelyido ni Jinky? naisip ni Karla. O gusto lang paniwalaan ni Anna na ito si Malaya dahil sa pangalang Malaya?

Isang bagay ang natiyak ni Karla: na kailanman ay hindi tumigil si Anna sa paghahanap sa kanya at sa anak nito.

Pero kahit sa harap ng gano'ng sitwasyon, sinikap pa rin niyang magpakahinahon. Pinangaralan niya ang sarili. Maliit lang ang mundo, maraming lugar kung saan maaari mong makasalubong ang isang dating kakilala. Hindi mo maiiwasan iyon. Puwede mo silang makita sa kalye, sa restaurant, sa elevator. Sa Canada nga, akalain mong nagkita sila ng best friend niya no'ng high school!

Ay, kahit sabihin mo pa na bilyun-bilyong tao na ang nakasakay sa mundo, tunay na maliit lang ito!

"Sige," sabi niya. Pinuri niya ang sarili na banayad pa rin ang kanyang salita. "Binigay mo ba ang address natin? Kelan daw sila pupunta?"

Pinaghandaan na rin naman niya ito, sa totoo lang. Hindi naman siguro sila mahirap harapin. Ihihingi lang naman niya ng paumanhin na hindi na sila nagkita pa. Maiintindihan na iyon ni Anna. Nagkawalaan na tayo, saan pa naman kita hahanapin?

Sasabihin lang naman niya kung ano ang mga dapat sabihin.

Inayos pa nang konti ni Karla ang sarili sa harap ng salamin. Sinuklay nang konti ang buhok. Tiniyak na maayos ang bra sa loob ng kanyang blusa.

AT NGAYON ay magkakaharap sila: sina Anna, Roy, Karla . . . ang tatlong taong magkakasukob sa trahedya ng pakikibaka. Hindi siya masyadong nagbago, sa isip-isip ni Anna nang makita si Karla. Parang naging masaya naman sa buhay niya, hindi siya gasinong tumanda. Nakaramdam pa siya ng pagkaasiwa na ang bata-bata pang tingnan ni Karla samantalang sa mukha niya ay kita na ang dalawampu't isang taong nagdaan. May mga salit na nga ng puti ang kanyang buhok.

Ang laki ng ipinagbago niya, sa isip-isip ni Karla tungkol kay Anna. Siguro'y pinatanda na siya ng kanyang commitment sa kilusan. Nakaramdam

pa siya ng pagkaasiwa na tinakasan niya ang buhay na pinagbuhusan ng buhay ng babaing ito. Puwede bang sabihin na naging makabuluhan din ang buhay niya kahit humiwalay siya sa landas na dati'y sama-sama, kapit-kapit nilang tinatahak?

Gustong yakapin at halikan ni Anna si Karla pero paano niya gagawin? Nakaharang sa pagitan nila ang nakaraang dalawampu't isang taon, ang gunita ng sanggol na iniwan niya sa babaing ito na hindi man lang nito tinangkang ibalik.

Gustong yakapin at halikan ni Karla si Anna pero paano niya gagawin? Nakaharang sa pagitan nila ang nakaraang dalawampu't isang taon, ang multo ng asawa niyang pataksil na pinatay ng kilusan, na ni konti ma'y di binigyan ng pagkakataong maipagtanggol ang sarili.

Itinaas ni Karla ang noo at ngumiti. "Maupo kayo," sabi niya.

"Karla?" sinabi iyon ni Anna na parang gusto pa rin niyang makatiyak na ito nga si Karla at hindi siya nagkakamali. "Karla, ako si Anna. Leila ang pangalan ko sa kilusan."

"Oo, maupo kayo. Ang pangalan ko talaga, Sonia. Mrs. Sonia Lindsay."

Nagkukumahog na si Anna na malaman ang totoo. Dalawampu't isang taon na siyang naghintay, hindi na niya kayang maghintay ng ilan pang saglit. Kailangan nang sabihin ang dapat sabihin, pag-usapan na ang dapat pag-usapan. Hindi mamayang konti, hindi two minutes from now. Ngayon.

"H'wag mong sabihing hindi mo ako natatandaan," mabigat ang paratang sa tinig ni Anna. "Ako 'yong may anak. Iniwan ko sa 'yo ang anak ko. Do'n sa bahay ng mga magulang niya," itinuro niya si Roy. "H'wag mong sabihing hindi mo siya natatandaan. H'wag mong sabihing hindi mo natatandaan si Tatay Manuel, si Nanay Anchay, si Rissa, si Joshua, si Nene—"

Tinapik ni Roy nang sunud-sunod ang braso ni Anna. "Sandali lang, Anna. Anna, teka muna, sandali lang—"

Tuluy-tuloy pa rin sa pagpaparatang si Anna. "Nawala ka na lang at sukat, hindi mo 'sinoli ang anak ko! Buong buhay ko siyang hinahanap. Bakit gano'n, Karla? Bakit gano'n?"

At iglap, tinangka niyang hablutin si Karla.

*"Anong klase kang tao?"*

"Anna, utang na loob!"

Mabilis na nahatak ni Roy si Anna, nahatak sa kanyang dibdib. Nginig na nginig ang katawan ni Anna, parang nauupos. Parang kung hindi niya naagapan ay bibigay ang mga tuhod at babagsak sa kanyang paanan. Niyakap niya ito nang mahigpit dahil hindi rin niya mapapayagan na mahablot nito si Karla. Hindi sa gano'ng paraan nahahanap ang totoo.

"Wala na ang anak mo. Namatay na."

Banayad, simpleng-simple ang mga salita ni Karla. Pero parang matinding bayo pa rin sa ulo nila. Parang biglang tumigil ang mundo.

# IKALABINSIYAM NA KABANATA

SABAY NA dahan-dahang napatingin kay Karla sina Anna at Roy. Nakaharap sa kanila si Karla, diretso ang tingin sa kanilang mukha. Wala silang mabasang pagsisinungaling. Ang mayroon lang ay lungkot at pakikidalamhati. Paghingi ng paumanhin kung iyon ang disenteng gawin.

"Inalis kami ng tatang ni Roy sa bahay nila dahil isang batalyong sundalo ang dineploy sa kanilang bayan. Doon kami tumira sa bahay nina Mang Kardo at Aling Julia. Kung saang baryo mismo, hindi ko na alam."

Hinalukay ni Roy sa isip kung may kilala siyang Mang Kardo at Aling Julia. Wala siyang maalala. Kung sabagay, ang tagal na rin niyang wala sa bayan nila bago ang mga pangyayari. Baka mga bagong kaibigan ng kanyang ama. O malayong kamag-anak.

Lumakad ng ilang hakbang, sa bandang itaas nakatutok ang mga mata ni Karla na parang doon binabasa ang kanyang isip, doon sinisilip ang mga nakabaon nang gunita.

"Pangako sa akin ng tatang mo, pansamantala lang iyon. Palalagpasin lang nila ang mga sundalo. Tapos, ipasusundo niya kami sa mga kasama. O kung magagawa niya, siya mismo ang susundo sa amin. Pero hindi naman siya dumating. Hintay ako nang hintay, walang dumating. Hindi ako

makaalis dahil may usapan kami. Saka pag umalis ako nang walang sundo, mapapatiran ako ng ugnay. Saka wala akong pera. Buntis pa ako. May dala pa kong bata . . ."

Tapos, isang hapon, hindi dumating si Mang Kardo sa takdang oras. Kinabahan si Aling Julia at umalis para hanapin ang asawa. Kung kelan naman nakaalis si Aling Julia, saka dumating si Mang Kardo. Ang Aling Julia mo, nasaan? tanong niya. Ang Aling Julia mo, nasaan? Karla, kailangan kang maialis dito sa lalong madaling panahon! Ngayon na mismo kung maaari. Pinatay ng mga sundalo ang buong pamilya ni Manuel. Baka tayo na ang kasunod na sosonahin.

Tapos, hindi pa halos natatapos ang sinasabi ni Mang Kardo, bigla ba namang nagkasunog! Nalaman lang nila na nagkakasunog na dahil sa panakbuhan ng mga tao, sa mga sigawan at panaghoy. Isipin mo iyon! Parang ang hirap paniwalaan, parang sa pelikula lang nangyayari. Pinatay ang pamilya ni Tatay Manuel, kailangan siyang maialis dito ngayon din, nagkakasunog. Tatlong sabay-sabay na pangyayari. Sama-sama sa loob ng isang hininga.

Binitiwan siya ni Mang Kardo at tumakbo ito sa loob hanggang likod-bahay para hanapin si Aling Julia. At tumakbo rin siya, itinakbo ang sanggol sa kanyang mga bisig at ang sanggol sa loob ng kanyang tiyan . . .

TAKBO SIYA, walang direksiyon at walang humpay na takbo sa gitna ng dumadarang nang init ng apoy, sagitsit ng mga nasusunog, liparan ng nagbabagang mga yero at kahoy, pagkakagulo. Sa palagay ni Karla, nakita niya ang impiyerno sa gabing iyon, nakita niya ang giyera; ang uri ng giyera na nakikita lang niya sa pelikula. O sa loob ng isang masamang panaginip. Ang totoo, inasahan niya na makakarinig siya ng sunud-sunod na putok tulad sa isang tunay na giyera. Ng mga pasabog ng bombang ibinabagsak ng mga eroplano. Kahit wala naman ni isang eroplanong dumadaan sa ulunan.

Twenty-one years later, buhay na buhay pa rin sa isip niya ang lahat. Mga taong kanya-kanyang karga ng anak, pasan ang kanilang matanda, bitbit ang kanilang balutan, tulak ang kanilang kariton. Nag-iiyakan ang

lahat, sigawan, hanapan ng nawawala. Panic. Stampede. Naghi-hysterical na si Malaya na yakap-yakap niya sa kanyang dibdib.

"Totoy! Totoy, nasaan ka! Diyos ko po, si Totoy!"

"Berto, si Inang! Naiwan natin si Inang!"

Nag-umpisang humilab ang kaniyang tiyan. Nag-umpisa siyang duguin. Naramdaman niya ang dugo sa loob ng kanyang panty, sa gilid ng kanyang mga hita. Pero kahit umaagas na ang dugo niya, pilit pa ring ipinagtulakan ng isip niya ang kanyang mga binti na gumalaw pa, tumakbo pa, sige pa. Nilalampasan na siya ng mga tao. Nababangga na siya at kinakamuntikang sumubsob. Nag-umpisa na siyang sumigaw.

"Tulungan n'yo po ako! Tulungan n'yo po ako!"

Pero sino ang tutulong sa kanya sa mga sandaling iyon na ang bawat isa ay nagmimithi lang na iligtas ang sariling buhay at sariling mga mahal? Hanggang sa wala na siyang pamilian kundi pumunta sa pinakamalapit na puno sa gilid ng daan kung saan siya makakakapit, kung saan siya makakakuha maski ng kap'rasong mapagkukublihan para hindi masagasaan at matapak-tapakan ng mga tao. Naglagay na yata ng depensa mekanismo ang utak niya hanggang sa ang takbuhan at pagkakagulo ay naging eksenang parang hiwalay sa kanya, parang bahagi lang ng isang palabas kung saan hindi siya tauhan kundi simpleng manonood.

Lumakas ang hilab ng kanyang tiyan, mga guhit ng sakit na parang tarak ng punyal sa kanyang balakang. Bumigay na ang tuhod niya at napaluhod. Nabitiwan niya si Malaya. Gumapang si Malaya. Tinawag niya. *Laya! Anak! Anak!* Pero pati si Malaya ay tila naghahanap na rin ng tutulong sa kanila, umiiyak itong gumapang palayo. Kitang-kita pa niya kung paano tumumba ang bata sa sipa ng isang pares ng mga paa, kung gaano kalayo ito humagis, kung paano nagulungan ng kariton, kung paano natapak-tapakan at nadurog sa ilalim ng mga paa.

"HINDI KO natulungan ang bata."

At hanggang sa bahay nila, hanggang sa kalaliman ng gabi, nire-recall pa rin ni Anna ang kuwento ni Karla. Ang pagkabanayad ng tinig na parang

ang tagal inaral ng sasabihin. Nakamulagat pa rin siya na tulad kanina, parang hindi pa ganap na nagsi-sink in sa utak niya ang lahat. Hirap na hirap siyang tanggapin. Diyos ko, paano niya matatanggap ang paraan ng pagkamatay ng kanyang anak! Natapak-tapakan, sabi ni Karla. Nadurog sa ilalim ng nagtatakbuhang mga paa. Kung sino man ang mga taong iyon na nakatapak sa anak niya, wala ba silang puso? Anong klase silang mga tao na di man lang nila pinag-aksayahan kahit isang saglit, na pulutin ang kanyang anak?

Tumatanggi nang husto ang isip niya to the point na kanina, halos gusto niyang yugyugin ang sarili at ipagdiinan sa utak niya ang kuwento ni Karla. Kahit ngayon, parang gusto niyang yugyugin ang sarili at sabihin: Anna, naiintindihan mo ba ang kuwento ni Karla? Wala na si Malaya! Namatay siya ng gabing iyon!

"Inaagasan na rin ako ng dugo. Lumalabas na ang anak ko, paano ko pa mahahabol ang anak mo? Halos ni hindi ko mahabol ang sarili kong hininga."

Tumigil na sa pagkukuwento si Karla. Dinig na dinig ni Anna ang katahimikang namagitan sa kanilang tatlo. Gusto niyang tanungin si Roy kung naniniwala ba ito sa kuwento ni Karla.

Ikinuwento na rin ni Karla ang karugtong. Marahil ay para wala na ring maiwan pang tanong sa isip nila:

"Nakuha kami ng mga sundalo . . . ako at ang baby ko."

Nagkaroon ng bahagyang reaksiyon si Roy; iyon ang nakita ni Anna. Umunat nang bahagya ang balikat nito, umangat nang bahagya ang mukha.

Mawala-bumalik ang malay ko, sabi ni Karla. Mawala-bumalik. Hawi na ang ragasa ng mga paa, nakaebakweyt na ang karamihan sa mga tao. Pero nakakarinig pa rin ako ng mga tinig, kaingayan, mga galaw. Tapos, narinig kong may nagsalita:

"Buhay pa 'to! Sarge, buhay pa 'to!"

Nang magmulat daw ng mga mata si Karla, nakita niyang nakayungyong sa kanya ang mukha ng isang sundalo. Tiyak niyang sundalo dahil sa fatigue at helmet na suot niyon. Iyon lang at nagkagulo na sila, pinutol ang pusod

ng baby niya, binuhat sila at dinala sa sasakyan, tinakpan ng mga blanket, itinakbo sa ospital. Iniligtas.

"Ni hindi na nila inisip na baka kaaway ako. Ni hindi na sila nagtanong. Sinikap lang nila akong buhayin . . . ako at ang aking anak."

Sundalo ang nagbigay sa kanya ng dugo, sabi pa ni Karla. Ewan nila kung ipinagmamalaki pa nito. O gustong iparamdam sa kanila na minsan, tao rin ang mga sundalo. May puso rin.

"Namulatan ko pa 'yong sundalong nagbigay sa akin ng dugo, nakahiga sa katabing kama ko. Diretsong isinasalin ang dugo mula sa kanya papunta sa akin. Sayang, ni hindi ko na nalaman ang pangalan niya. Ni hindi ko siya napasalamatan. Dahil next time na magising ako uli, wala na siya. Bumalik na raw sa kampo."

Later, nagkita sila ni Jinky, inamin ni Karla. Dumating sa bahay ng kapatid niya si Jinky sa kalaliman ng gabi. Pero iyon na ang huli nilang pagkikita. Dinalaw niya ang mga magulang nito pagkatapos. Para magpakilala at magpaalam na rin.

"Sabi raw sa kanila ni Jinky, baka hindi na magtagal ang buhay niya. Pero ipinasasabi rin sa akin na anuman ang mangyari sa kanya, h'wag akong masyadong magdamdam. Buuin ko ang buhay ko . . . ang buhay namin ni Malaya."

Gustong itanong ni Anna pagkaraang sabihin iyon ni Karla, kasama pa ba iyon sa kuwento?

O baka sa alaalang iyon ng huling bilin ni Jinky nakakahanap ng konsolasyon si Karla. O baka gustong ipaliwanag sa kanila kung bakit "nabuo," binuo, nito ang sariling buhay nang hiwalay sa sinumpaang paninindigan.

"Paano pa kita hahanapin?" tanong uli ni Karla kay Anna. "Galing din ako sa pagpapala ng mga kaaway . . . natakot ako na pati ako, mapagbintangan ng pagtataksil."

At sa hindi nila pagkibo ni Roy . . .

"Hanggang ngayon, nagugulat pa rin ako na kami ng anak ko, iniligtas ng mga kaaway samantalang ang asawa ko, pinatay ng sarili naming mga kasamahan."

Nanatiling nakamulagat lang sila ni Roy kay Karla. Hindi makapagkaila, hindi maipagtanggol ang sarili man o ang kilusan.

HINDI MAKATULOG si Anna. Ang dami pa ring tanong sa isip niya. Bakit gumapang ang anak niya palayo kay Karla? Hindi ba dapat, sa sandali ng pinakamalaking panganib, magsisiksik ang bata sa taong nagmamahal sa kanya? Bakit gumapang siya palayo?

"Minahal kaya ni Karla ang anak ko?" bigla, out of the blue, sa kalaliman ng gabi, itinanong ni Anna sa dilim. "Kasi kung minahal niya talaga ang anak ko, bakit lalayo sa kanya ang bata kung kelan nagkakagulo?"

Na sinagot ni Roy ng mahigpit na yakap sa kanya. Kinabig nito ang ulo niya at idinikit sa sariling mukha. Nasabi na lahat ng dapat masabi, wala nang natitira pa. Liban siguro sa mga salitang "Matulog na tayo, Anna. Alas-tres na ng umaga."

Yumakap din si Anna kay Roy at umiyak sa dibdib nito. Minsan pa, tulad ng madalas, nag-iyakan sila nang magkayakap habang desperadong naghahanap ng pahinga sa dibdib ng isa't isa.

# IKADALAWAMPUNG KABANATA

*UMAALIS ANG mga magulang upang habulin ang kanilang mga pangarap, at malao't madali, may mga anak na tutunton sa duguang bakas ng kanilang ama't ina.*

Matagal nang naiisip-isip ni Lorena na siguro pagdating ng panahon, sasabihin sa kanya ni Eman na aalis ito para mag-exposure trip sa kanayunan, lumubog sa piling ng mga mamamayan doon at kilalanin ang kanilang buhay at mga problema. Hindi man sabihin ni Eman, alam niya na isang hakbang na iyon papunta sa kasunod na lebel ng pakikibaka.

Pero kahit pa matagal na niyang naiisip-isip iyon, hindi pa rin napigilan ni Lorie ang mamutla nang finally, narinig na nga niya iyon mula sa bibig ni Eman.

"Ano kamo?" tanong niya. Gusto niyang tiyakin na tama ang kanyang narinig. "Pakiulit mo nga?"

"Sabi ko, paalis ako," sagot ni Eman. "Naatasan kaming umugnay sa mga magsasaka sa hilagang Luzon. Magdadaos kami do'n ng seminar."

"Seminar na ano? At bakit sa mga magsasaka? Ano ito? Hindi ko 'to maintindihan!" Lorie, Lorie; paalala niya sa sarili. Kung magtanong ka ay

parang asawa mo na ang tinatanong mo. Pero hindi niya talaga mapigilan ang sarili.

"Seminar e di . . . seminar! Pag-ugat sa mga problema. Paghanap ng solusyon. Consciousness raising."

"Ano kamo?" Tumawa siya nang pauyam. "Same old story, ha? Pupunta sa kanayunan, magmumulat sa mga tao . . . Mamayang konti, mag-a-advocate na ng pagbabago, magsusulong na ng armadong pakikibaka?" mariin ang bigkas niya ng "armadong pakikibaka."

Tumingin sa kanya si Eman na parang gustong matawa. Parang gustong ipaalala sa kanya: Lorie, Lorie . . . easy ka lang, girl. Kung mang-usig ka ay para namang asawa na kita.

Wala siyang pakialam. Nag-umpisa na siyang dumipa. Pantago sa nginig na nararamdaman niya hanggang kaluluwa, nginig sa ideya ng pagkakalayo. Pagkakalayo ngayon na papunta sa ganap na paghihiwalay?

"Alam mo ang problema sa 'yo? Sakay na sakay ka sa *dakilang buhay* na pinasok ng mga magulang natin! Alam mo kung bakit? Kasi, lumaki tayong walang nanay, walang tatay . . . at sakit na sakit ka ro'n pero ayaw mong aminin! Gusto mong isipin na hindi naman masakit dahil worth it naman ang ipinakikipaglaban nila!"

"Wait a minute, Lorie, wait—"

"Ipinipilit mo pa rin sa sarili mo na kaya nagkagano'n, dahil mapagmahal sila . . . minahal nila ang mas *malaaaaawak* na sambayanang Pilipino!"

"Lorie, ano ka ba! Isang linggo lang akong mawawala, for God's sake!"

"Pero tingnan mo sila ngayon, ang mga *messiah* ng lipunang Pilipino! Sila-sila mismo, nag-aaway-away! Sila-sila, nagpapatayan . . . nag-aagawan sa kapangyarihan!"

Nakanganga na lang sa kanya si Eman at tuluy-tuloy pa rin siya, tuluy-tuloy pa rin:

"Ano ang ipakikita nila sa 'tin? Mahal pa rin ang galunggong, wala pa ring makain ang nagtatanim ng bigas . . ."

Tuluy-tuloy pa rin sa harap ng namumulagat na mukha ni Eman:

"Walang nagbago, Eman; naulila lang tayo. At nagbalikan man sila, hindi sila talaga nakauwi. Dahil hindi na nila alam ang maging magulang. Lalo na ang mga magulang mo. Kelan pa ba sila umalis uli? Isang taon na ba, ha, Eman? Dalawa? Baka naman nangangarap ka lang na makapiling sila kaya ka susunod sa buhay nila? Kalimutan mo na iyon! Ang laki-laki mo na, hindi mo na kailangan ang magulang. Kinalimutan ka na nila!"

May sumirit na apoy sa mga mata ni Eman na sa tantiya ni Lorie, isang saglit na gusto siya nitong sampalin. Isang saglit na natakot din siya na baka bigla siyang sampalin ni Eman. Pero hindi niya ipinatalo sa gano'n ang iba pa niyang sasabihin, bagamat sa mababa na, madalang, pero mariin at tiyak na mga salita:

"Walang nalikha ang mga magulang natin . . . kundi isang lipunan ng mga desaparesido!"

*DUGUAN PA rin ang kanilang mga puso, silang mga galing sa kilusan. Hindi pa rin sila makatigil sa paghahanap sa nawawalang mga mahal . . . o kahit na lang sa libingan nila.*

Nagulat na lang si Karla nang dalawang araw pagkaraan ay may tumimbre sa apartment nila. Wala pa naman ang katulong at nasa palengke. Wala naman siyang inaasahang bisita, pero hindi na niya inisip man lang kung sino kaya iyon. Nagbukas agad siya ng pinto. Nakalimutan niya na siya pa nga itong matindi ang bilin kay Malaya at sa katulong na huwag basta-basta magbubukas ng pinto.

Si Anna ang napagbuksan niya. Nakatingin sa kanya na parang ito pa ang nabigla. Siguro'y nabigla lang sa pagpunta sa kanya. Anu't anuman, dala pa rin ng mga mata ni Anna ang pagkamulagat na nakita niya rito no'ng hapong nag-usap sila. Hindi pa rin iyon ganap na napapawi.

Wala nang paliguy-ligoy na nagtanong si Anna:

"Nakalimutan ko lang itanong, Karla: nakuha mo ba ang bangkay ng anak ko? Nailibing mo ba siya nang maayos? Kung nailibing mo, saan? Gusto kong makita kahit libingan lang niya. Gusto kong magpakilala sa kanya. Karla, utang na loob! Gusto kong sabihin sa anak ko, patawarin niya ako!"

At nag-iiyak si Anna sa harap niya, 'yong klase ng iyak na inasahan niya at hinintay na mangyari no'ng isang araw. Pero eto't ngayon lang nangyayari. Parang ngayon lang ganap na nagrehistro sa utak ni Anna ang kamatayan ng anak. Parang ngayon lang naalalang iyakan.

Putris naman, ano ba ang ginawa mo sa nakaraang dalawampu't isang taon, gustong itanong ni Karla. Dapat, sa lahat ng panahong iyon, tinanggap mo nang patay na ang anak mo. Ang tagal-tagal na niyang wala. Dapat, hindi ka na ganyan.

Gusto niyang ulitin ang kuwento niya na sa ospital na siya nagkamalay. Na nakaligtas sila ng kanyang sanggol pero hindi ang anak ni Anna. Sabi lang ng mga sundalo, patay na. Ni hindi niya alam kung saan inilibing, o kung binigyan ng disenteng libing. Lalo pa, hindi lang si Malaya ang namatay ng gabing iyon. Maraming iba pa.

Inabot niya si Anna at niyakap. Tibay, Kasama; bulong ng isip niya, pero mas sa sarili kaysa sa kayakap. Alam natin simula pa man nang pumasok tayo sa kilusan, na dadalawin tayo ng trahedya sa pana-panahon ng ating buhay. Inihanda na natin ang sarili natin noon pa man, hindi ba? Bahagi iyon ng pakikibaka.

Iba na ang kasunod na salita ni Anna.

"Hindi ko alam ang ginawa nila kay Jinky. Wala akong kasalanan do'n!"

Napunit ang isip ni Karla sa kagustuhang matawa at magalit. Bakit ipinaliliwanag mo ang sarili mo sa akin? Mukha bang binebenggansiya lang kita dahil sa nangyari kay Jinky? Kasama, labas iyon sa usapan natin tungkol sa iyong anak!

"Pero sa anak ko, may kasalanan ako. Sana, makahingi man lang ako ng tawad sa kanya."

"Ang tagal-tagal na no'n, Ka Lei. Twenty-one years ago na."

"Kahit pa! Twenty years, thirty, forty . . . iisipin ko pa rin na sana, hindi ko man iniwan ang kilusan, hindi ko rin iniwan ang anak ko. Sana, nakahanap ng ibang paraan!"

"Walang ibang paraan!" maigting na ngayon, mariin ang tinig ni Karla. Inilayo niya sa kanya si Anna para tiyakin sa sarili na kaya niyang salubungin

ang mga mata nito. Gusto niyang salubungin din ni Anna ang mga mata niya. "Sapalaran ang buhay natin; sino ang makapagpasasabi ng tama at maling paraan? Maski ang kilusan mismo, maraming pagkakamali! Mga pagkakamali na nagsanhi ng maraming kamatayan!"

Napatigil na sa pag-iyak si Anna. Sinalubong na niya ang mga mata ni Karla. Dahan-dahan nang nagbaba ng mata si Karla.

"H'wag mo akong pa-guiltihin, Kasama," banayad nang sabi ni Karla. "Hindi na natin maibabalik ang panahon."

At nakita ni Anna, sa unang pagkakataon, ang mga latay ng kirot na hindi rin ganap na binura ng panahon sa mukha ni Karla. Inabot niya ang ulo nito at idinikit ang mukha sa kanyang pisngi. Ilang sandali silang nanatili sa gano'ng ayos. Wala nang nagsasalita, wala nang naririnig kundi ang hininga ng isa't isa, dinadama ang init ng luha ng bawat isa sa kanilang mga pisngi . . . silang dalawang babaing minsa'y nagsukob sa iisang bandila ng pakikibaka.

# IKADALAWAMPU'T ISANG KABANATA

HINDI MALAMAN ni Lorie kung pagsisisihan ba niya ang mga pinagsasabi niya kay Eman. Minsan, sa kagustuhan ng tao na mahawakan ang kanyang mahal ay lalo niya itong itinutulak palayo. Itinulak ba niyang palayo sa buhay niya si Eman?

Pero totoo naman lahat ng ipinamukha niya kay Eman. Maaaring mali ang paraan niya pero totoo ang kanyang mga sinabi. Winasak lang ng mga magulang nila ang sarili nilang mga pamilya, at hindi pa rin nabuo ang bayan. Si Nini, iyong isa sa tatlong magkakapatid na galisin na nakasama niya sa bahay ng lola niya, ang bata bata pa, halos katorse anyos pa lang, ay nag-asawa na . . . marahil ay sa kagustuhang makahanap ng magmamahal sa kanya. Si Ronnie, na anak din ng isang dating NPA, napasama sa rambol ng magkalabang fraternity sa isang unibersidad . . . patay! Si Eldon, marahil ay dahil maagang namatayan ng mga magulang at lumaki lang sa mga kamag-anak, nalulong daw sa drugs at nasa rehab ngayon.

At siya? Kumusta naman siya? Eto, kinukustiyon ang sarili kung hindi kaya masyado siyang nakadepende kay Eman dahil tanging kay Eman lang siya may sense of belonging. Birds of the same feather, 'ika nga. Isang sense of belonging na unti-unti pang nawawala na rin ngayon.

Ngayong gabi ay nakatambay siya sa Bistro Kalayaan. Hindi niya gusto ang pangalan ng lugar, pero sa dinalas-dalas ng pagkakataon na dinala siya rito ni Eman, naging kaibigan na niya pati mga waiter at maging ang may-ari nito. Dito lang siya makakapuntang mag-isa nang hindi makakaramdam na para siyang kawawa. Hindi siya mahihiya rito kahit isipin nila na siguro, may problema sila ni Eman. Ordinary na rito ang mga lovers' quarrel at mga kadramahan na tulad ng drama niya ngayong gabi.

Maaga pa at wala pang gasinong tao. Wala pa rin ang performer na nakatakda ngayong gabi pero rito, puwede kang mag-jamming. Nagja-jamming kasalukuyan ang isang musikero ng mga ethnic instrument, gamit ang kanyang kulintang. Sinasabayan siya ng tapping ng kamay ng isang lalaki, 'yong gilid ng mesa mismo ang ginagawa nitong drums.

Hindi siya pumasok sa loob mismo kundi sa hardin lang, sa pinakasulok na mesa. Ang mga dingding, nabasa niya somewhere, ay puwede na ring magsilbing security blanket ng isang tao para hindi siya masyadong naka-expose, para hindi masyadong vulnerable. Naupo siya sa mesang tabing-tabi ng magkadikit na dingding.

"Nag-iisa ka," bati sa kanya ng isang waiter. Alam na alam ng waiter na palaging si Eman ang kasama niya rito. Maaaring may iba pa siyang kasama pero hindi mawawala si Eman.

Nagkibit lang ng balikat si Lorie. Ipinamalay niya sa kibit ng kanyang balikat na wala si Eman . . . malay niya at pakialam niya!

"Orange juice?" iyon ang palagi niyang hinihingi.

Tumango siya. "Sige."

"Ano pa?"

"Wala na. Hindi naman ako magtatagal." Naasar siya sa sarili antimanong masabi niya iyon. Bakit ba siya nagpapaliwanag!

Dumating na ang juice niya. Hindi pa niya iniinom. Pero alam niya na dapat na niya 'yong inumin at tapusin na. Tumingin siya sa relo. Maaga pa. Bata lang ang umuuwi ng ganitong oras. Saan kaya makapunta muna?

Hindi siya tumitingin sa mga dumadating. Hanggang sa hatakin ng isang lalaki ang upuan sa kanyang harapan, na para bang may karapatan ito na makiupo sa mesa niya. Inalihan siya ng iritasyon.

"Puwedeng maupo?"

Nag-angat siya ng mukha para magtaray. Namutla siya. Ang tatay niya!

"Dito pala ang hang-out n'yo ni Eman. Nagse-serve ba rito ng beer?" hindi na naghintay ng sagot, kinambatan na ni Roy ang papasok na waiter. "Waiter!"

Huminto ang waiter at binalikan sila.

"Nagse-serve ba kayo ng beer?"

"Yes, Sir." Sumulyap sa kanya ang waiter.

Mabilis na sinagot ni Roy ang pag-uusisa sa mga mata ng waiter:

"Anak ko ito. Bigyan mo 'ko ng beer." At sa kanya: "Tama na ba sa 'yo ang juice? Kumain ka na ba?"

"Seafood teriyaki ang favorite rito ni Miss Lorie, Sir," sabi ng waiter.

"Sige, bigyan mo siya,"

"Right away, Sir!"

Nakatanga pa rin si Lorie sa tatay niya hanggang sa makaalis na ang waiter.

Hindi na nagpaliguy-ligoy si Roy:

"Nakipagkita sa akin si Eman. Dito nga raw kayo naglalagi. Naisip kitang puntahan."

Nakaramdam ng pagkabuwisit si Lorie kay Eman. Bakit kailangang puntahan nito ang tatay niya? Para ano, para isumbong siya? O para sabihin sa tatay niya, alalayan n'yo ho si Lorie? Putang inang Eman!

"Sabi ko, baligtad na. Long time ago, sabi ko sa kanya, alalayan ka niya, h'wag ka niyang pababayaan. Kasi, di ko alam kung pa'no makipag-relate sa 'yo. Ngayon, siya naman ang nagsabi sa 'kin ng gano'n."

Nakuha nang sumagot ni Lorie at ilabas ang pagkabuwisit niya:

"Bakit niya 'ko ihihingi ng alalay sen'yo? Bakit, sino ba siya? Hayup siya!"

Parang walang narinig ang tatay niya:

"Nagpaalam sa akin si Eman. Aalis daw siya sandali."

"Wala akong pakialam sa kanya!"

"Sana raw, h'wag kang mag-isip ng negatibo."

"Wala siyang pakialam sa 'kin!"

"H'wag kang magsalita ng ganyan, Lorie."

Kung hindi lang sila andito, tatabigin ni Lorie ang baso ng juice sa harap niya para maipakita kung gaano siya galit na galit. Sayang, andito sila, kahiya-hiya.

Pero hindi pa rin niya tinimpi ang kanyang mga salita:

"Bakit n'yo ba siya kinakampihan? Dahil magkakulay kayo ng balat?"

Buo at tiyak ang sagot ni Roy. "Dahil magkakulay kami ng paninindigan."

"Isang bagong karomansa ng rebolusyon!"

"H'wag mong kutyain ang rebolusyon."

Madalang at tahimik ang salita ng tatay niya pero may utos. May banta. At may lungkot. Nabasa niya ang lungkot sa mukha ng ama. Saglit na nawalan ng pansagot si Lorie.

Sinamantala iyon ni Roy. Hinawakan niya ang kamay ni Lorie sa ibabaw ng mesa. Tinangka ni Lorie na hugutin ang kamay pero humigpit pa ang hawak ng tatay niya.

"Totoong mahal pa rin ang galunggong at wala pa ring makain ang nagtatanim ng bigas," nananatiling malumanay ang tinig ni Roy. "At iyon mismo ang dahilan kaya patuloy ang pagtatanim ng mga pangarap . . . patuloy ang pagsusulong ng mga adhikain."

Napakurap si Lorie. Napatingin sa magkahawak na kamay nila ng tatay niya.

"Pero hindi isang lipunan ng mga desaparesido ang nalikha ng lahat ng pakikipaglaban . . . kundi isang buong magiting na kasaysayan."

Inangat ng tatay niya ang kamay niya at hinalikan. Gustong maiyak ni Lorie. Hinding-hindi niya akalain, na sa dinami-dami ng hinanakit niya sa lalaking ito at sa asawa ng lalaking ito, isang halik lang sa kamay niya at gusto niyang mag-iiyak. Gusto niyang sumubsob sa dibdib nito. Gusto niyang yumakap dito at ibaon sa dibdib nito ang kanyang mukha.

Tumigil na ang tugtog ng kulintang mula sa loob ng bistro. Tumigil na ang tapping ng kamay sa gilid ng mesa. Tumigil ang mahihinang kuwentuhan at maliliit na tawanan na parang lahat, pati dahon at hangin, ay nagsimulang makinig.

"Pasensiya ka na kung nagkulang kami sa 'yo bilang mga magulang mo. Pasensiya ka na kung hindi kami ganap na makauwi . . . kahit sa aming mga sarili! "

Nakita niya, tumutulo ang luha ng tatay niya. Noon lang niya nakita nang harap-harapan na umiiyak ang tatay niya. Noon lang din niya ito napagmasdang mabuti, napagmasdang mabuti sa mukha nito ang mga sugat ng maraming kamatayan.

Ngunit mga kamatayang hindi nagpasuko kundi lalong nagpaigting sa paninindigan na buhayin ang mga adhikain na kinamatayan ng mga bayani.

Mga adhikain na patuloy na magpupunla sa lupang dinilig ng dugo.

NANG GABING iyon at sumunod na dalawang gabi pa, hindi na nagkakandado ng pinto niya si Lorena. Sa unang gabi pa lang, tulad ng dating gawi, naramdaman niyang palakad-lakad ang nanay niya sa sala at tulad ng dating gawi, humihinto pa rin ito sa tapat ng kanyang kuwarto pero ni hawak, hindi na hinahawakan man lang ang seradura ng pinto. Hinintay niya na buksan nito ang pinto ng kuwarto niya pero hindi iyon nangyari at sa ikatlong gabi, hinayaan na niyang nakaawang nang bahagya ang pinto.

Maingat na binuksan na nga ni Anna ang pinto ng kuwarto niya. Nakahiga na siya, nakapamaluktot at nakatalukbong ng kumot.

Huminto sa pinto ang nanay niya. Pinagmasdan siya nang ilang saglit. Kumilos siya para ipamalay na gising pa siya.

"Naiwan mong bukas ang pinto," sabi ni Anna.

Nakapamaluktot siya at nakabalot ng kumot at ang kasunod na tanong ni Anna:

"May dinaramdam ka ba, Lorie?"

"Wala naman."

"Masyado yatang malakas ang aircon mo. Gusto mong hinaan ko?"

"Hindi na lang."

Sa tingin ni Lorie, parang saglit na nagtalo pa ang isip ni Anna kung lalabas na o hindi. Dahan-dahan na nitong kinabig ang dahon ng pinto.

"Nanay?"

Naudlot ang kamay ni Anna.

"Gusto sana kitang puntahan sa kuwarto mo. No'n pang isang gabi. Kaya lang, ando'n si Tatay."

Biglang parang hindi alam ni Anna ang isasagot o gagawin.

"Puwede bang puntahan kita sa kuwarto mo, minsan?"

Ngumiti na si Anna. Binalot ng suyo ang mukha nito. "May kailangan ka ba sa akin?"

"Wala naman. Gusto ko lang maupo sa tabi mo."

Dahan-dahan nang pumasok si Anna at naupo sa tabi ng anak. Naupo na rin si Lorie.

Inakbayan ni Anna ang anak. Kinabig ang ulo sa balikat niya. Nag-umpisang umiyak si Lorie at inuguy-ugoy ito ni Anna, parang maliit na batang ipinaghehele. Ilang saglit silang nanatili sa gano'ng ayos. Magkadikit lang at magkayakap. Habang nilalagyan ni Anna ng maliliit na halik ang buhok ng anak.

"Mahal kita kahit habambuhay ko, hindi humihiwalay sa isip ko ang anak kong panganay," sinasabi iyon ni Anna nang halos pabulong, halos isang dasal. "Kahit nagkaanak ako ng iba pa bukod sa 'yo, kahit tumanda na ako at malapit nang mamatay . . . hindi pa rin hihiwalay sa isip ko ang unang anak ko. Dahil ina ako at anak ko rin iyon. Naiintindihan mo, Lorie?"

Sinikap ni Lorie na sumagot ng mahinang tango.

"Pero kailanman, hindi puwedeng sabihin na mas anak ko siya kaysa sa 'yo. O mas mahal ko siya kaysa sa 'yo. Tulad ding hindi puwedeng sabihin na mas mahal kita kaysa sa kanya. Anak ko kayong pareho!"

Hindi ito ang unang pagkakataon na umiyak nang harap-harapan sa kanya ang nanay niya, pero ito ang unang pagkakataon na ibinukas nito sa kanya ang puso tungkol sa isa pa niyang anak. Ito ang unang pagkakataon na damang-dama niya ang nanay niya. Na parang siya at ito ay iisa.

Tatlong araw pagkaraan ay bumalik si Eman. Nagpakita ito sa kanya at nakangiting sinabi:

"Andito na ako."

Tumawa siya, isang mataginting na tawa, at yumakap kay Eman. Yumakap siya nang mahigpit kay Eman at feeling niya, hindi lang ito ang niyayakap niya kundi pati ang nanay niya at ang tatay niya at ang nanay nito at ang tatay nito at ang buong saysay at kahulugan ng kanilang mga buhay!

# IKADALAWAMPU'T DALAWANG KABANATA

GUSTO NIYANG umuwi sa kanyang sarili higit sa lahat, si Roy. Gusto na niyang tapusin ang walang katapusang pagtakas sa madidilim na sandali ng magiting na kasaysayan.

Nang makatakas siya sa detention at bumalik sa kilusan, si Jinky ang unang assignment ni Roy. To be sure, siya ang humingi ng assignment na iyon. Igaganti ko ang mga kasama, sabi niya. Igaganti ko ang sarili ko. Siya na lang ang nakaaalam na higit sa lahat, gusto niyang iganti si Lito. Nabaluktot na ang katwiran niya at pati ginawa niya kay Lito ay kay Jinky niya isinisisi.

Surveillance, iyon lang naman ang susi roon. Na-monitor na ng mga takdang tao ang galaw ni Jinky. Nalaman nila na umuwi na ito sa bahay ng mga magulang. Pero tiyak, dumalaw lang ito doon at hindi magtatagal. Ang mga tumatakas ay hindi kailanman nagtatagal sa iisang lugar.

Maliit lang naman ang bayan nina Jinky. Isa lang naman ang estasyon ng bus na pupuntahan ng mga tao paalis. Nag-check in sila sa isang hotel sa bayan. Tatlo sila. May dala silang owner na fake ang plaka.

Buhay na buhay pa rin sa isip niya ang eksena ng matao, magulong palengke. Ang mga kabataang lalaki na hindi na halos maipadyak ang

paa sa bigat ng sakay ng kanilang pedicab. Ang mga panindang gulay at isda sa bangketa, mga shorts at panty ng bata, mga key chain at salamin sa mata. Ang matandang nagtitinda ng mangga, kita na ang singit sa pagkakatingkayad sa gilid ng daan. Inisip pa nga niya kung may panty ba ang matanda, kasabay ng pinatibayan din niya sa isip na ang matandang ito, kasama na ang matandang lalaking patuloy na nagpapasan ng mabigat na sako ng semento sa katapat na tindahan ng construction supplies, ay kasama sa mga kahulugan ng kanilang pakikibaka.

Marahil, lahat ng iyon ay nakita niya hindi lang sa pinakaultimong araw na iyon kundi sa nakaraang limang araw pa ng puspusang pagbabantay nila sa araw at gabi. Isa sa mga araw o gabing iyon ay lalabas din si Jinky dahil hindi siya puwedeng buong buhay magtago sa baro at baryo ng kanyang ina.

Naka-shades pa si Jinky nang makita nila. Pero kabisado na niya ang itsura ni Jinky kahit pa naka-shades; maraming ulit na silang nagkaharap nang nakasuot ito ng shades. Hindi na nila pinakawalan ang pagkakataon. Siya mismo ang kumalabit ng gatilyo. Isang putok lang at bumulagta si Jinky.

Pagkatapos lang niyon ay saka pinasok ng pagdududa ang isip nila. Si Jinky nga ba ang kanilang binaril? Hindi kaya sila nagkamali? Nakahinga lang sila nang maluwag nang patibayan ng balita sa radyo at diyaryo na si Jinky na nga ang kanilang napatay. Dati na niyang alam na ang totoong pangalan nito ay Fernando Magdangal.

NGAYON AY ipinagtatapat ni Roy kay Karla ang ipinagtapat na rin niya kay Anna no'ng isang gabi. Kailangan nang magkaroon ng closure ang lahat, aminin na lahat ng dapat aminin. Hindi man para sa katahimikan ng kaluluwa ni Jinky ay para sa katahimikan ng sarili niyang kalooban.

"Collective decision iyon, Karla. Ako ang triggerman."

At kung paanong blangko ang mukha nila ni Anna nung si Karla ang nangungumpisal sa kanila, gano'n din kablangko ngayon ang mukha ni Karla. Para bang nagugulat pa rin ito kahit dati na nitong alam na ang kilusan at wala nang iba pa ang pumatay kay Jinky.

"Alam naman ng lahat na nakipag-compromise si Jinky. Hindi siya basta palalayain nang walang compromise."

"Bakit sinasabi mo pa sa 'kin?" may nginig pero may galit din sa tono ni Karla. May paglaban. "Ano pa'ng kabuluhan n'yan ngayon?"

"Nagkakagulo sa kilusan. Maraming ajax ang nakapasok."

"Ngayon? Right now?" parang tangang tanong ni Karla

"Dati. Dati pa man."

Saka lang parang naalala ni Karla na iyong dati nga pala ang pinag-uusapan nila. Umangat uli ang tinig nito. "Dalawampung taon nang patay si Jinky; wala nang dapat pag-usapan!"

"Hindi mo na malaman kung sino ang kasama at kaaway. Bawat isa, suspetsado," parang hindi naririnig ni Roy ang mga sagot niya, tuloy lang ito sa pagpapaliwanag. Parang hindi na sa kanya, parang sa sarili na.

"Kung magsalita ka, parang ngayon mo pa gustong humingi ng tawad sa akin. Tapos na iyon, Roy! Tapos na!"

"Patay na si Jinky nang malaman namin . . . na nakapagpalabas pala siya ng sulat na nagdedetalye sa mga lugar na nasabi niya sa mga kaaway. Sinikap pa rin niyang makapagligtas ng mga kasama."

Napako ang mga mata ni Karla na parang biglang hindi nito maigalaw. Hindi ito makatawa, hindi makaiyak o makapagpakita ng anupamang ekspresyon. Buung-buo, ganap na nabato si Karla.

"Malas lang, nahuli 'yong may dala ng sulat. No'ng makalaya na siya, saka lang niya naipagtapat ang lahat sa amin."

Unti-unti nang nagrerehistro sa utak ni Karla ang narinig. Kasabay na parang punyal na tumarak sa kanyang likod na hindi pala dapat pinatay si Jinky, para rin iyong haplos sa kanyang puso. Sa wakas, naitutuwid ang kasaysayan, naitutuwid sa harap niya mismo, tulad ng panalangin ng kanyang anak.

"Hindi ko alam kung dapat kong pagsisihan ang pagkamatay ni Jinky," patuloy na sinasabi ni Roy. "Minsan, kino-console ko na lang ang sarili ko sa pagsasabi na nagturo pa rin naman siya. May mga napahamak pa rin naman, kahit sabihin pa na sinikap niyang ma-rectify ang kanyang mga pagkakamali.

"Sa itaas galing ang utos," dugtong pa ni Roy. "Hindi naman kailangan na ako ang gumawa, pero ako ang gumawa. Pagkaraan na ituring ko siyang pinakamalapit na kaibigan ko, itinuring ko siyang pinakamasamang kaaway."

Sinisikap sana ni Roy na h'wag nang sabihin ang iba pang nag-aalpas sa kanyang dibdib. Pero ito'y pangungumpisal at wala nang dapat ilihim. Wala nang dapat iwanan na hindi nasasabi.

"Isa pa, galit na galit ako. Pinatay ng mga sundalo ang pamilya ko, at hindi ko kayang patawarin . . . . at least noon . . . hindi ko kayang patawarin kahit sinong makipagkutsaba sa kanila. Nagpapakamatay akong ubusin din ang lahi nila. Nagpapakamatay akong makaganti!"

At ang tungkol kay Lito at sa kanyang sarili:

"Sa iba ko isinisisi pati ang sarili kong kahinaan. Gusto kong patunayan na iba ako kay Jinky. Kahit nasubukan ko na rin kung hanggang saan lang ang tapang ko. Hindi ako matapang . . . duwag ako!"

At tuluyan nang sumabog ng iyak si Roy. Dito mismo, sa harap ni Karla. Sa harap ng asawa ng pinatay niya.

Masuyong kinabig ni Karla si Roy, ang lalaking pumatay sa asawa niya. Sa tahimik na paraan, sa paraan na wala ni isang patak na luha, kinabig niya sa balikat niya si Roy at hinayaan niya kahit mabasa nang basang-basa ang kanyang dibdib sa luha nito.

IKAKASAL NA ang kanyang si Malaya, at nagtatanong siya sa kanyang sarili, si Karla. Ano ang pinakamagandang regalo na maaari niyang ibigay sa kanyang anak?

Marahil, ang katotohanan at pagpapakatao. Na siyang tanging mga bagay na nagpapalaya. Tulad ng natuklasan ni Roy.

Humahabol ang katotohanan at di matatalikuran.

NAGKAKAGULO. Mabilis nang lumaki ang apoy at walang habag na nilalamon ang mga bukid at kabahayan. Takbo siya, walang direksyon at walang humpay na takbo sa gitna ng dumadarang nang init ng apoy,

sagitsit ng mga nasusunog, liparan ng mga nagbabagang yero at kahoy. Sa palagay ni Karla, nakita niya ang impiyerno ng gabing iyon, nakita niya ang giyera; ang uri ng giyera na nakikita lang niya sa pelikula. O sa loob ng isang masamang panaginip. Ang totoo, inasahan niya na makakarinig siya ng sunud-sunod na putok na tulad sa isang tunay na giyera. Ng mga pagsabog ng bombang ibinabagsak ng mga eroplano. Kahit wala ni isang eroplanong dumadaan sa ulunan.

Twenty-one years later, buhay na buhay pa rin sa isip niya ang lahat. Mga taong kanya-kanyang karga ng anak, pasan ang kanilang matanda, bitbit ang kanilang balutan, tulak ang kanilang kariton. Nag-iiyakan ang lahat, sigawan, hanapan ng nawawala. Panic. Stampede. Naghi-hysterical na si Malaya na yakap-yakap niya sa kanyang dibdib.

"Totoy! Totoy, nasaan ka! Diyos ko po, si Totoy!"

"Berto, si Inang! Naiwan natin si Inang!"

Nag-umpisang humilab ang kaniyang tiyan. Nag-umpisa siyang duguin. Naramdaman niya ang dugo sa loob ng kanyang panty, sa gilid ng kanyang mga hita. Pero kahit umaagas na ang dugo niya, pilit pa ring ipinagtulakan ng isip niya ang kanyang mga binti na gumalaw pa, tumakbo pa, sige pa. Nilalampasan na siya ng mga tao. Nababangga na siya at kinakamuntikang sumubsob. Nag-umpisa na siyang sumigaw.

"Tulungan n'yo po ako! tulungan n'yo po ako!"

Pero sino ang tutulong sa kanya sa mga sandaling iyon na ang bawat isa ay nagmimithi lang na iligtas ang sariling buhay at sariling mga mahal? Hanggang sa wala na siyang pamilian kundi pumunta sa pinakamalapit na puno sa gilid ng daan kung saan siya makakakapit, kung saan siya makakakuha maski ng kap'rasong mapagkukublihan para hindi masagasaan at matapak-tapakan ng mga tao. Naglagay na yata ng depensa mekanismo ang utak niya hanggang sa ang takbuhan at pagkakagulo ay naging eksenang parang hiwalay sa kanya, parang bahagi lang ng isang palabas kung saan hindi siya tauhan kundi simpleng manonood.

Lumakas ang mga hilab ng tiyan niya, mga guhit ng sakit na parang tarak ng punyal sa kanyang balakang. Bumigay na ang tuhod niya at napaluhod.

Pero hindi niya binitiwan si Malaya. Niyakap niya ang naghi-hysterical na bata sa kanyang dibdib at kahit ano'ng nangyari, hindi niya binitiwan. Hindi niya binitiwan kahit ang sakit-sakit na ng tiyan niya, kahit umiiyak na siya sa sakit, kahit alam niya na lumalabas na ang sanggol sa kanyang puwerta, ang sanggol na kulang pa sa buwan at sa mga sandaling iyon ay alam din niya na wala kahit maliit na pag-asang mabuhay.

Hinatak niya pababa ang kanyang panty para bigyang-lugar ang lumalabas na sanggol. Umingit ang sanggol sa pagitan ng kanyang mga hita. Naramdaman pa niya ang mahinang galaw nito na parang humihingi ng saklolo. Pagkatapos, wala na. Gustung-gusto niya itong kunin, kargahin, yakapin, pero wala siyang kalakas-lakas. Paano niya papatirin ang pusod na nakakabit pa sa inunan? Hindi niya nakita, pero somehow, alam niya ang eksaktong sandali na namatay ang sanggol sa pagitan ng kanyang mga hita. Pa'no niya kakalungin ang duguan, walang buhay na sanggol nang hindi mabibitiwan ang isa pang yakap niya sa dibdib?

Mamamatay na kami dito, sa isip-isip niya. Diyos ko, di bale na ako, nabuhay na ako nang matagal-tagal. Di bale na ang anak ko, kinuha mo na siya. Pero sana, h'wag pati si Malaya. Bigyan mo po ng pagkakataon, kahit si Malaya.

Kinantahan niya si Malaya at ang kanyang sanggol. Ito na yata ang huli nating pagkikita-kita, mga anak. Mahal kayo ng nanay n'yo, tandaan n'yo 'yan. "*Meme na, aking anak . . . aawitan ka ng inay . . .*"

Hanggang sa hina-humming na lang niya ang kanta. Hanggang sa nagbubuhul-buhol na ang awit na nakatali sa kanyang mga luha at hikbi. Hanggang sa kinakanta na lang niya sa isip habang unti-unti nang tumatakas ang kanyang malay.

"HINDI KITA binitiwan," nasa tinig ngayon ni Karla ang magkahalong pagmamalaki at pagpapaunawa, habang inaamin niya ang lahat kay Malaya. "Takot na takot ako nang magdatingan ang mga sundalo. Sa isip-isip ko, Diyos ko, bumagsak na 'ko sa kamay ng kaaway. Papatayin na nila 'ko. Sabi ko sa kanila, sige, sasama ako sa kanila dahil nasa kanila na lang

ang kaligtasan ng anak ko, patayin na nila 'ko basta iligtas nila ang anak ko. Sabi nila, misis, stillborn ang anak mo. Sabi ko, hindi 'yan; ito, ito . . ."

Ito, ito: sabi niya. Si Malaya ang tinutukoy niya. Nagtataka ang mga sundalo kung paano niya magiging anak ang isang anim na buwan samantalang eto't kitang-kita nila na nanganak siya ng pito o walong buwan. Pero hindi na sila nagtanong. Sabi nila, sige, kami na ang bahala. Kinuha nila si Malaya at nang magkamalay siya sa ospital, oo, totoo; nasulyapan pa niya ang sundalo sa kabilang kama na ang dugo ay direktang isinasalin sa kanya. Pero ang hindi niya sinabi kay Anna, nasa isang crib naman sa kabilang tabi niya si Malaya. "Eto ang isa pang anak mo," sabi sa kanya ng doktor. "Sabi ni Tinyente, itabi raw namin sa 'yo dahil baka hanapin mo."

Nang idi-discharge na siya, saka lang may nagtanong sa kanya kung ano ba niya si Malaya. Sabi niya, pamangkin ko po. At ang mga magulang niya? Baka po nakasama sa sunog.

Mga sundalo rin ang nagbigay sa kanya ng pera para makauwi ng Maynila.

"Nang dumating ang tatay mo at ikuwento sa akin ang nagawa niya, natakot akong magpakita sa mga kasama," patuloy na kuwento niya ngayon kay Malaya. "Natakot ako na hanapin nila sa akin si Jinky. Later, inisip-isip ko naman . . . pag 'sinoli kita, kanino ka naman nila susunod na dadalhin? Baka kung kanino ka lang mapunta. Baka mapabayaan ka lang."

Maski sa mga kapatid niya, hindi niya ipinagtapat ang tungkol kay Malaya. Sa tagal ng hindi nila pagkikita-kita, ano'ng malay nila na kelan lang siya nanganak imbis na six months ago.

"Hindi ko binalak na angkinin ka . . . pero hindi na kita magagawang ibalik sa mga taong walang katiyakan ang buhay."

Niyakap siya ni Malaya. Magaan, walang luha. Natitigilan si Malaya, hindi makapaniwala sa totoong kuwento ng buhay nito.

# HULING KABANATA

NAKAPAG-FILE NA ng kanya-kanyang testimonya ang may sampung libong biktima ng martial law. Konti na lang ang trabaho sa opisina ni Anna at kadalasang hindi na sila sinisipot ng mga volunteer. Mismo silang mga regular na staff ng opisina, minsa'y hapon na kung magdatingan. Kung sabagay, hindi naman nine to five ang trabaho nila, at may pagkakataon din na inaabot sila ng hatinggabi, depende sa bulto ng kanilang trabaho. Meeting, conference, pagtitipon ng mga dating detenido, pagbubukas ng exhibit ng mga larawang nakunan noong panahon ng martial law, book launching. Bumabawi lang sila sa maluluwag na panahong tulad nito.

Kaya minsan, nag-iisa lang siya sa opisina, si Anna. Nag-e-encode, nag-aayos ng mga papeles. Tulad ngayon.

Naramdaman na niyang may nakatayo sa harap ng salaming pinto. Permanente iyong nakabukas kung madami sila rito at busy ang opisina. Pero ni-lock niya ngayon dahil nag-iisa siya.

Tumanaw siya sa pinto. Nakilala niya agad si Malaya. Kinabahan siya. Ewan ba kung anong klaseng kaba. Lukso kaya ng dugo? Premonisyon sa isang masamang balita? Ewan. Basta kinabahan siya.

Tumindig siya para pagbuksan si Malaya. Nakatitig sa kanya si Malaya na parang namamalikmata. At ang unang tanong, nang di man lang nagbibigay ng magandang hapon:

"Kayo ho ba 'yong Leila ang pangalan sa kilusan?"

Tumindi ang kaba ni Anna. Ano'ng dahilan ng gano'ng tanong? Tanga ba 'tong batang 'to, di ba nagpakilala na siya rito noon pa man? Bakit masyado pang tinitiyak na siya nga si Leila?

"Kasi ho, sabi ng mama ko . . . si Karla ho . . . Sonia Gimeno sa tunay na buhay . . . kayo raw ho ang tunay na nanay ko."

Gimbal si Anna. Sa takot yata na bigla na naman siyang himatayin, mabilis siyang hinawakan ni Malaya sa braso.

"No'ng magkasunog daw ho sa baryong pinagdalhan sa kanya ng tatay ng asawa n'yo, ako raw ho ang nabuhay. Namatay raw ho 'yong anak niya."

Tumigil yata ang hininga ni Anna. Gulat na gulat siya, hindi makaapuhap ng tamang sasabihin o ikikilos. Kinakatakutan niya na baka tulog siya ng mga sandaling iyon at nananaginip lang. Lumalabas daw sa panaginip ng tao ang kanyang mga hangarin, ang kanyang mga dasal. Iniangat niya ang isang kamay papunta sa kanyang braso. Ipinagkadiin-diin niya sa braso niya ang mga kuko ng isa niyang kamay. Hanggang sa maramdaman niya ang talim, ang pagsugat sa braso niya ng sarili niyang mga kuko.

"Kaya n'yo ho bang patawarin ang mama ko? Kasi, naging mabuting ina naman siya sa akin. Ni minsan man, hindi ko naramdaman na hindi niya ako tunay na anak."

Ang init-init na ng mga mata ni Anna. Baradung-barado na ang lalamunan niya. Iniangat niya ang nginig na mga kamay pahaplos sa pisngi ni Malaya, sa buhok, sa tenga, sa bibig, sa leeg, sa balikat. Dinadama niya ang anak at tinitiyak ang bawat bahagi ng mukha nito, ang katotohanan ng sinabi nito, kinakapa ang mga salita, ang biyaya ng dalawampu't isang taong panalangin na sa wakas ay narito, kaharap niya, hawak niya, isang yakap lang ang layo.

Kasabay nito, ang malaking takot na pag tinangka niya ay bigla itong mawala, tulad sa panaginip na sa isang iglap ay maaaring humulagpos sa diwa ng isang tao.

Nang ibaba ni Anna ang kamay niya ay hindi para yakapin si Malaya kundi para yakapin ang sarili. Tumatawa-umiiyak siyang yakap at inuuguy-ugoy ang sarili na parang dalawang tao siya: isang kumokonsola at isang kinokonsola. Hanggang sa si Malaya ang yumakap sa kanya, niyakap siya nang mahigpit, buong higpit, na parang sa yakap na iyon sinisikap ibalik ang dalawampu't isang taon.

GUSTO KITANG makilala, sabi ni Lorie kay Malaya nang magkaharap sila sa wakas. Kahit minsan-minsan, nagseselos ako sa 'yo, gusto kitang makilala.

Namangha pa si Malaya nang ipakita sa kanya ni Lorie ang isang lumang-lumang album na walang nakakabit na picture maski isa.

"Ten years old lang ako nang bilhin ko iyan, katatapos lang matanggal si Marcos sa puwesto. Sabi ko, ngayong wala na siya, baka makita ka na ni Nanay."

Gusto kitang makilala noon dahil kapatid kita, dugtong pa ni Lorie. Ngayon, gusto kitang makilala dahil gusto kong makilala ang panahong pinagdaanan ng ating mga magulang. Ang kanilang mga karanasan na ang anino ay parati pa ring nakapatong sa ating mga likod.

Ikinararangal ko kayong makilala, sabi ni Malaya. Ikinararangal kong makilala ang sarili kong ugat at ang dugong dumadaloy sa mga ito.

At sa umaga ng kanyang kasal, mataimtim na ikinakasal din ni Malaya ang sarili sa nakaraan at kinabukasan ng kanyang bayan. Sa kasalukuyang nag-uugnay sa dalawang panahong ito. Sa mga binhi ng pangarap na walang sawang itinatanim sa lupang kakulay ng kanyang balat.

Sa bawa't isang kasukob sa kasaysayan.

*NAIPANALO NG mga biktima ng martial law ang kanilang kaso sa Hawaii. Umaabot sa 1.2 billion dollars ang bayad-pinsala na sabi ng korte ay kailangang ibigay sa kanila.*

*Inapela ng dating unang ginang Imelda Marcos ang desisyon ng korte. Naghabol din ang Philippine Commission on Good Government sa nakaw na yaman ni Marcos*

*Inilagak ng Swiss government sa Philippine National Bank ang salaping hawak nila sa kondisyon na bago galawin iyon ng Philippine government ay patutunayan muna natin sa mga korte ng Pilipinas na iyon ay ill-gotten wealth. Sa panahon ng pamumuno ni Haydee Yorac sa PCGG, nag-draft ang komisyon ng bill na nagsasabi na isang parte ng nabawing salapi ay dapat mapunta sa mga biktima ng martial law. Pero pagkaraang magretiro na sa PCGG si Haydee Yorac (nagkaroon siya ng cancer at namatay noong 2005), napatunyan man na ang salapi ni Marcos ay nakaw na yaman nga, nagdesisyon naman ang gobyrenong Gloria Macapagl-Arroyo na ang salapi ay dapat mapunta nang buo sa Comprehensive Agrarian Reform Program ng pamahalaan. Hanggang sa naubos na raw ang pera, ni isang kusing ay wala pang nakukuha ang mga biktima ng martial law. Paulit-ulit man silang nananalo sa mga korte sa Amerika, paulit-ulit ding hinaharang ng gobyerno ng Pilipinas ang paglalabas sa salaping markado na para sa kanila.*

*Gayunman, wala rin namang malinaw na nangyari sa Comprehensive Agrarian Reform Program ng pamahalaang Arroyo.*

*Ang bill na nagsasabi na kailangang mapunta ang isang bahagi ng nabawing salapi ni Marcos sa mga human rights victims, ay natabunan na ng marami at kabit-kabit na kaguluhan sa politika, partikular ng pandaraya umano ni Arroyo sa presidential election noong 2004.*

*Hindi tinantanan ng batikos ang administrasyon ni Arroyo. At pagkaraan ng nabigong impeachment case laban sa kanya, ng sabay-sabay na pagbibitiw ng sampung miyembro ng kanyang gabinete na tinaguriang Hyatt 10, malalang eskandalo na nilika ng "Hello Garci tape" kung saan tinawagan niya ang isang election commissioner sa panahon ng eleksiyon*

*at mga paratang ng pagpapaareglo niya sa bilang ng kanyang boto, malawakang panawagan na bumaba na siya sa puwesto, kabi-kabilang ugong ng coup d'etat at umano'y alyansa ng Makabayang Kawal ng Pilipinas at Communist Party of the Philippines na tinawag na Oplan Final Talk 2, noong Pebrero 24, 2006, eksakto dalawampung taon pagkaraang maganap ang People Power Revolution at ang matagumpay na pagbawi ng sambayanang Pilipino sa pambansang kalayaan, ibinaba ni Gloria Macapagal Arroyo ang Proclamation 1017 na naglalagay sa bansa sa ilalim ng state of national emergency, na isa pang tawag sa state of martial law.*

# LUALHATI BAUTISTA (MGA TINAMONG GANTIMPALA AT PAGKILALA)

sa literatura

*'GAPÔ*, nobela: dakilang gantimpala, Carlos Palanca Memorial Awards for Literature, 1980;

*DEKADA '70*, nobela: dakilang gantimpala, Carlos Palanca Memorial Awards for Literature, 1983;

*BATA, BATA, PA'NO KA GINAWA*, nobela: dakilang gantimpala, Carlos Palanca Memorial Awards for Literature,1984;

*TATLONG KUWENTO NG BUHAY NI JULIAN CANDELABRA, maikling kuwento: unang gantimpala, Carlos Palanca Memorial Awards for Literature, 1982;*

*BUWAN, BUWAN, HULUGAN MO AKO NG SUNDANG, maikling kuwento: ikatlong gantimpala, Carlos Palanca Memorial Awards for Literature, 1983*

sa pelikula

*SAKADA*, 1976: co-writer: Catholic Mass Media Awards;

*KUNG MAHAWI MAN ANG ULAP*,1984: nominee, best screenplay, Film Academy Awards;

*BULAKLAK SA CITY JAIL*, 1984: best screenplay, Metro Manila Film Festival; best story/best screenplay, First Star Awards; best screenplay, Film Academy Awards; finalist for best story/best screenplay, FAMAS Awards; finalist for best screenplay, Gawad Urian;

*SEX OBJECT*, 1985: nominee, best story/best screenplay, Star Awards;

*KADENANG BULAKLAK*, *1994*: best screenplay, FAMAS Awards;

*NENA, 1995: b*est screenplay, Young Critics Circle Award;

*ANG LIHIM NI MADONNA*, *1997*: nominee, best screenplay, Film Academy Awards;

*BATA, BATA, PA'NO KA GINAWA*, *1998*: best story, FAMAS Awards; best screenplay, Gawad Urian; best screenplay, Young Critics Circle; best story/best screenplay, PASADO (Film Organization of Critics

and Professsors); best screenplay, Star Awards; nominee, best story/ best screenplay, Film Academy of the Philippines; recipient, the Millenium Film Festival Recognition Award;

*DESAPARESIDOS*, 1998: 3rd prize, National Centennial Literary Contest, screenplay category;

*GUSTO KO LANG LUMIGAYA*, 2001: nominee, best screenplay, Film Academy of the Philippines;

*DEKADA '70*, 2002: best story/best screenplay, PASADO; best screenplay, Star Awards; best screenplay, Film Academy of the Philippines; best screenplay, Gawad Urian; best story/best screenplay, Young Critics Circle; official entry of the Philippines to the Oscar Awards, 2003

sa telebisyon

*ISANG KABANATA SA LIBRO NG BUHAY NI LEILANI CRUZALDO*, 1987: best drama story for television, Catholic Mass Media Awards,

Writer: *BALINTATAW*, *MAMA* and *DEAR TEACHER*: awardees for best tv drama anthology, Cultural Center of the Philippines;

Main writer: *PIRA-PIRASONG PANGARAP*, 1997–2002: best drama anthology for 5 consecutive years, Star Awards for Television;

*TAGHOY SA DILIM*, 1994: First GMA Rainbow Award for best teleplay

mga tinamong pagkilala

Recognition Award, Institute of National Languages, 1987;

Outstanding Women Artists Lifetime Achievement Award, 1994;

Gawad Balagtas, National Achievement Award for Literature, 1999;

Most popular writer, Guillermo Mendoza Memorial Awards, 2003;

Outstanding Achievement in Screenplay Writing, The Feminist Centennial Film Festival, 2005;

Diwata Award for best writer, 16th International Women's Film Festival, UP Film Center, 2006;

Recipient, Cecilia Hildegard Award, St. Scholastica College, for reflecting women's voices in her works 2009;

Natatanging Gawad Tanglaw sa Sining ng Panulat, Colegio de San Juan de Letran, 2014;

Gawad Dangal ni Balagtas, Komisyon sa Wikang Filipino, 2017

at iba pa

Tanging Pilipina na kabilang sa maikling listahan ng pinakamahuhusay na manunulat na babae sa iba't ibang panig ng daigdig, kahanay ng mga manunulat na sina Isabel Allende (*House of the Spirits*), Alice Walker (*The Color Purple*), Isak Denizen (*Out of Africa*) at iba pa. Inilathala sa Japan, 1994;

Kabilang sa listahan ng 100 Women of the Century, (inilathala ng Buensalido and Associates and The National Book Store) 2001;

Kabilang sa listahan ng 20 Most Empowered Women, *Woman Today*, 2002;

Exhibit bilang pagkilala sa kanyang mga natatanging obra, Ateneo Library of Women's Writings, Ateneo de Manila University, 2004;

National fellow for fiction, UP Creative Writing Center, 1986;

Naimbita bilang delegado sa USIS International Visitors Program, inter-regional conference on American Film, isang delegado mula sa bawat isang bansa, 1986;

delegate, 2nd ASEAN writers conference, Singapore, 1987;

delegate, Asian Women and Media Conference, 1987;

Ang ilang obra ay naisalin at nailathala sa iba't ibang lengguwahe, katulad ng *Dekada '70* (Japanese); *Buwan, Buwan, Hulugan Mo Ako ng Sundang* (Finnish); *Tatlong Kuwento ng Buhay ni Julian Candelabra* (Inggles);

Ang mga pagsusuri sa kanyang iba't ibang obra ay nalathala sa iba't ibang magasin at diyaryo sa iba pang bansa sa Asya;

Chair or Member, Board of judges, various literary, television, and film awards: Palanca Memorial Awards for Literature, CCP awards for literature, CCP awards for television, Film Development Foundation Scriptwriting Contest, Film Academy of the Philippines; literary contests of various schools and universities; various years.

Founding member, Concerned Artists of the Philippines Women's Desk;
Founding member, Writers in Cultural and Creative Alternatives;
Member and one-time vice president, Screenwriters Guild of the Philippines;
Founding member and first president, Kapisanan ng Mga Manunulat ng Nobelang Popular

# IBA PANG AKDA NI LUALHATI BAUTISTA:

*Bulaklak sa City Jail*
*Dekada '70*
*Bata, Bata . . . Pa'no Ka Ginawa?*
'GAPÔ
*Sixty in the City*
*In Sisterhood*
*Sonata*
*Hinugot sa Tadyang*
*Buwan, Buwan, Hulugan Mo Ako ng Sundang: Dalawang Dekada ng Maiikling Kuwento*

Si BIENVENIDO LUMBERA, na nagbigay ng paunang salita sa librong ito, ay isang propesor, makata at dramatista na nagtamo ng 1975 Palanca Award for Literature; mga gantimpala mula sa National Book Awards ng Manila Critics Circle; 1998 Philippine Centennial Literary Prize for Drama; at ng 1999 Cultural Center of the Philippines Centennial Honors for the Arts. Hinirang din siyang Ramon Magsaysay Awardee for Journalism, Literature, and Creative Communication Arts noong 1993 at National Artist for Literature noong taong 2006.

*"Ang tagumpay ni Bautista ay mahirap ihanap ng katapat sa mga akda ng mga kapanahon niya . . ."*
*–Bienvenido Lumbera, Pambansang Alagad ng Sining sa Panitikan*

Ito ang kuwento ni Anna, isang inang napawalay sa kanyang sanggol nang madakip siya ng militar dulot ng kanyang pakikibahagi sa rebolusyonaryong aktibidad laban sa rehimeng diktadurya ni Marcos. Sa gitna ng kalunos-lunos na abuso na kanyang dinanas sa kamay ng walang-awang militar, tanging ang pagbalik niya sa kanyang anak ang pinaghugutan niya ng lakas at pag-asa. Mga dalawampung taon pagkaraan, at walang kasiguraduhan kung nabubuhay pa nga ba ang anak, patuloy si Anna sa paghahanap, kahit pa't siya'y nakabuo na ng bagong pamilya.

Sa nobelang ito iginuguhit ni Bautista kung paano nawasak ng batas militar ang napakaraming pamilya, at kung paanong ang galit at sakit na dulot nito ay di sinasadyang naipamamana ng mga magulang sa kanilang mga anak.

---

Si **LUALHATI BAUTISTA** ay nagsimulang magsulat sa edad na disisais. Ang mga unang kuwento niya'y nailathala sa *Liwayway* at sa mga antolohiya ng maiikling kuwento. Nakamit niya ang unang gantimpala sa Palanca para sa mga nobelang *'Gapô* (1980), *Dekada '70* (1983), at *Bata, Bata . . . Pa'no Ka Ginawa?* (1984), liban pa sa mga Palanca na nakamit niya para sa mga maiikling kuwento.

Nagsusulat din siya sa telebisyon at pelikula. Dumanas na siya ng pagka-ban ng sensor sa dulang *Daga Sa Timba ng Tubig* na idinerehe ni Lino Brocka. Ang *Sakada* na pelikulang tumatalakay sa kalagayan ng mga sugar workers at pinagtulungan nila ng isa pang screenwriter, si Oscar Miranda, ay kinumpiska ng militar sa mga unang taon ng martial law. Gayunman, ang unang solong pelikula niya, ang *Bulaklak sa City Jail*, ay nagkamit ng karangalang best story at best screenplay sa Metro Manila Film Festival sa taong 1984 at best screenplay sa Film Academy Awards.

Noong 2017, pinarangalan siya ng Gawad Dangal ni Balagtas ng Komisyon sa Wikang Filipino.

ANVIL PUBLISHING




**Tag this book!** #desaparesidos #martiallaw #batasmilitar #humanrights #PhilippineLiterature #LualhatiBautista #iReadAnvil #AnvilClassics

**ANVIL** Classics
ISBN 978-971-27-3431-1

